# Dahil sa Pagibig...

halaw sa

"LA HIJA DEL CARDENAL"

# Dahil sa Pagibig...

HALAW SA

**"La Hija del Cardenal"**

SINULAT NI

**Gerardo Chanco**

Manunulat sa pahayagang "Ag Mithi"

---

## Ikalawang Bahagi

---

**UNANG PAGKAPALIMBAG**

**5,000 sipi**

---

**1916**

IMPRENTA Y LIBRERIA

DE

*P. Sayo Vda. de Soriano*

*Rosario 225, Plaza del Conde 1008, Binondo*

*y Azcarraga 552, Tondo,*

MANILA

# Mga Aklat ni Gerardo Chanco

**NAIPALIMBAG NA**

*¡Duwag!...* Nobelang tagalog. Pangalawang aklat ng̃ Aklatang Bayan (ubós na)

*Bahaghari.* Babasahing Bayan.—May paunang salita ni Ros. Almario.

*Kalihim ng Puso.* Aklat na naging sanhi ng̃ mahigpit na pagtatalo sa mg̃a pahayagan, nina Petronio, Makunat, at iba pa.

*Ang Lalong Dakilang Sandali...* (Polyeting nahayag sa "Taliba.")

*Sa Gitna ng Lusak.* Halaw sa "La Dama de las Camelias".—May paunang salita ni Julian C. Balmaseda.

*Dahil sa Pagibig* (Unang Bahagi)—Halaw sa "La Hija del Cardenal."

**NASA LIMBAGAN**

*Langit na Maulap.* Halaw sa bantog na nobelang hapón na pinamagatang *Hototogisu*.

**IPALILIMBAG PA**

*Aklat ng Bayan.* Ikalawang aklat ng̃ "Kalihim ng̃ Puso."

*Sa dako pa roon...* Halaw sa "La Divina Comedia" ni Dante.

*Huling araw ng isang bibitayin.*



# X

## ANG INA NI VELIA

### *Sa Palasyo ng Brastiglioni*

Sa loob ng Palasyo ng Brastiglioni na nagniningning sa kayamanan, ay may nakatirang isang babae na alipin ng pagkahapis.

Siya'y si Virginia, isa sa angkan ng mga prinsipe Brandini, at asawa ni Don Juan Brastiglioni. Noo'y tumutuntong na siya sa gulang na apatnapung taon, nguni't maganda rin at halos hindi nagbabago ang kanyang katangitanging dilag buhat pa sa pagkabata. Sapagka't noong panahon ng kanyang kasariwaan ay siya ang itinuturing na bulaklak na pinakamasamyo't mapanghalina sa piling ng lahat ng mga piling bulaklak sa halamanan ng mga babaing marangal at matataas na lipi, at dahil sa alindog niyang mapangakit, ay di kakaunting binata ang sa kanya'y nahalirg, at humanga, at nagpuri, at nagalay ng pagibig...

Sinasabing ang pagkapagasawa ni Virginia sa prinsipe Brastiglioni ay hindi sadyang naaayon sa kalooban noon, kundi atas lamang ng isang pangyayaring di naaring iwasan Umano'y upang matakpan ang isang malaking kahihiyang bunga ng *matalik na pagkikilala* ni Virginia at ng isang Kardenal sa Roma. Datapwa't ang alingawngaw na ito'y itinuturing ng iba na gawagawa lamang at panirang puri ng ilang kaibigan at

kakilalang babae ni Virginia na naiinggit sa kagandahan nito.

Si Don Juan Brastiglioni, bagama't nakatanggap ng ganyang mga balita, ay hindi rin pinanglalamigan ng pagibig at pagmamahal sa kanyang mutyang si Virginia. Walang hiniling itong hindi pinaiirugan, lahat ng pita'y nasusunod. Sa gitna ng tahimik na pagsasama ni Virginia at ni Don Juan, ay walang laging pangarap ang lalaki kundi ang sila'y magkaroon ng isang anak—ilalaki sana!—na makapagmamana ng kanyang maningning na pangalan at makapagpapatibay pang lalo sa pagkakabigkis ng kanyang pangalan at ng sa kanyang kabiyak ng dibdib. Datapwa't hindi dininig ng katalagahan ang marubdob niyang nais, kung kaya't ang kanyang maalab na pagirog ay untiunting lumalamig.

Sa loob ng unang taóng pagsasama ng prinsipe at ni Virginia, ay nagtamasa ito ng di gagaanong kasayahan sa gitna ng sarisaring pagdiriwang, gaya ng sayawan, paglalakbay sa bayanbayan, mga dulaan, at iba pa. Sinusunod namang lahat ni Don Juan ang mga hilig at madlang napipita ng asawang irog, palibhasa'y wala siyang pinakamimithi kundi ang makitang maligaya at nasisiyahan ang kanyang giliw.

Pagkaraan ng isang taóng pagtatamasa sa di masayod na kaligayahan at paglasap ng katamisan ng pagsuyo't pagmamahal, ay untiunting dumamdam ng panghihinawa sa kabuhayang iyon na parang nasa sinapupunan ng tunay na luwalhati, si Virginiang kaibigibig, si Virginiang kalugudlugod at walang kaagaw sa kagandahan... Ang kanyang mga kaibigang dating kasama at kahati sa katuwaan, at ang madlang humahanga sa kanyang katangitangi't mapanghalinang alindog, ay nangagkakaisa ng pakiwari na siya'y ibang iba na sa dati. Bihirang araw ang siya'y di makikitang may ulap sa mukha na nagpapahayag ng isang pagkahapis na di maaaring sukatin. Wari bagang siya'y humahanap ng ibang aliw ng puso, ng ibang langit ng isang kaluluwang sabik sa dalisay na pagmamahal

ng̃ isang pagsuyong unang namahay sa dibdib datapwa't naglaho't naparam sa katanghalian pa naman ng̃ pagaapoy at pagliliwanag...

Kung tunay mang ayaw niyang ipagtapat sa mabait na si Don Juan ang sanhi ng̃ kanyang mg̃a pagkahapis, ito nama'y hindi na nagsusumigasig na yao'y malaman pa: nagtitiis na lamangsa pagaliw sa mahal na asawa at walang laging nilulunggati kundi ang magbalik ang mg̃a nakaraang araw ng̃ kanilang sakdal tamis at matahimik na pagpapasunuran. Subali't anomang pagsasakit na ginawa ng̃ butihing lalaki, ay walang pangyarihan. Ang maningning na ilaw ng̃ kanilang magarang palasyo ay ay hindi nagliwanag na muli: tuluyan nang napinid ang mg̃a pinto ng̃ tahanang iyón na kamakailan lamang ay siyang itinuturing na pinakapang̃unang palasyo sa buong siudad ng̃ Roma ó pinakamayamang batis ng̃ ligaya na pinaliliguan ng̃ mg̃a kaluluwang kaaway ng̃ lungkot... .

Maghamaghapong si Virginia'y nagkukulong na magisa sa loob ng̃ tahanan, at walang pinaglilibang̃an kundi ang magbasa ng̃ mg̃a aklat ng̃ puso, magpinta ng̃ mg̃a tanawing malulungkot, at tumugtog kaya sa alpa niyang ginto, ng̃ mg̃a malalambing na panambitan ni Bethoven, ni Mozart, at ni Bellini, at umawit maminsanminsan ng̃ mg̃a kantahing mandi'y panaghoy ng̃ mg̃a pusong nagdurusa...

---

## *Pusong ina*

Noo'y hapon at malapit nang magtakipsilim.

Sa gloryeta ng̃ marikit na halamanan ng̃ kahang̃ahang̃ang palasyo ni Brastiglioni, ay naroo't nakalikmo ang marilag na prinsesang si Virginia. Ang mukha'y namamarak at sa dibdib ay pumupulas ang malalalim na buntunghining̃a. Ang kanyang balisang paning̃in ay malimit ititig sa itaas, at maminsanminsa'y pinagagala sa mg̃a nagtataasang gusali sa Roma, sa

Hanikulo at sa malalayong kabundukang natatanaw mula sa pook na yaon. Malamlam ang ilaw ng̃ kanyang mg̃a mata na nagpapahayag ng̃ isang pagkahapis na di maaaring isaysay. Walang anoano'y umaagos sa kanyang mg̃a pisng̃i ang ilang patak na luha. Sa gayong ayos at anyo niya'y waring lalo pang nakararagdag sa mg̃a kalungkutang bumabalot sa kaluluwa niya ang kasayahang ipinamamalas ng̃ kalikasan nang hapong iyon...

Bagama't apatnapung taon nang ri ahigit ang gulang ni Virginia'y maganda pa rin ng̃a at kaakitaakit; datapwa't ang kagandahan niya'y gumigising ng̃ habag sa puso, sapagka't ang ganda niya'y hindi masaya kundi malungkot, palibhasa'y nababakas sa kanyang maamong mukha ang kirot ng̃ di maulatang dalamhating naging kakambal na yata ng̃ kaluluwa niya.

Sa dakong pintuan ng̃ halamanan ay maminsanminsang ipinupukol ni Virginia ang kanyang panining̃in: waring mayroong inaantay.

Pagkaraan ng̃ mahigit na sampung minuto ay nakarinig siya ng̃ ilang yabag ng̃ tao. at makasandali pa'y natanaw na niyang patung̃o sa kanyang kinaroroonan ang isang lalaking malaon nang ibig niyang makausap. Ang lalaking yao'y si Kardenal Nelyanto.

Nang magkalapit ang dalawa ay kinamayan ng̃ prinsesa ang Kardenal, at tigib ang puso ng̃ di masayod na tuwang nagturing:

—Kanina ko pa kayo inaantay...

—Ipagpatawad po ninyo sa akin—ang magalang na sambot ng̃ Kardenal—ang di ko pagkadating dito sa oras na itinipan ninyo. Hindi na marahil kaila sa inyo kung gaano karami ang mg̃a gawaing nakauubos ng̃ aking panahon.

—Nalalaman ko po—ang may lumbay na tugon ng̃ babae;—ng̃uni't kaipala'y hindi naman lihim sa inyo kung gaano kalaki ang paghihirap na dinaranas ng̃ puso ko...

Pagkasabi nito'y ipinagsama ng̃ prinsesa ang Kardenal sa gloryeta at kapwa sila lumikmo sa mg̃a upuang naroroon.

Ilang sandaling di nakapagsalita ang sinoman sa kanila: kapwa natutubigan at waring isa't isa'y nagaantay sa sasabihin ng̃ kaharap. Ng̃uni't si Virginia'y hindi nakatagal sa gayong tayo, kaya't siyang unang nagsalita:

—Mabunying Kardenal, ito'y ikaisangdaang ulit na yata ng̃ pagtatanong ko sa inyo ng̃ isang bagay na di na ninyo sinagotsagot, datapwa't inaasahan kong ng̃ayo'y tutugunin na ninyo. Ako'y lagi na lamang ninyong ibinibitin sa pagasam sa matatamis na pang̃ako at magagandang pagasa, anopa't hanggang sa araw na ito'y panay na pangdaraya lamang ang ginagawa ninyo sa akin; subali't nararapat na tayo'y magkatapós na ng̃ayon. Alam kong kayo'y totoong makapangyarihan upang huwag matakot o mang̃amba sa ano pa man: Muli kong ipinagtatapat na ako'y hindi maaaring manatili sa ganitong kalagayan: tuwina'y umaasa, tuwina'y nang̃ang̃amba at lagi na lamang nasa ligalig. Mamamatay akong walang pagsala...

—Huwag po kayong magkaganyan—ang bahagya nang naisagot ni Nelyanto.

—Pagmasdan ninyo ang aking mukha. ¿Di ba ninyo napapansin ang aking pamumutla at ang panglalalim ng̃ mg̃a mata ko? ¡Gaanong panahon ang inilukha ko! ¡Ilang pung taón nang ako'y nananatili sa laot ng̃ isang kabuhayang alipin ng̃ madlang hirap at dalamhati! Gaanong kapaitan ang idinulot sa akin ng̃ inyong malaong pananahimik! ¡Ay! Hindi maisasaysay ang abut-abot at sarisaring pagbabatang tinatawid ng̃ aking puso!... Kung tunay mang isinumpa ninyo sa akin na si Velia'y buháy, ang totoo'y hindi ako lubos makapaniwala at isang malaking pagaalinlang̃an ang nananaig sa akin... Malimit kong maguniguning siya'y matagal nang patay at namamayapa...

—Hindi pó, nagkakamali po kayó.... Si Velia'y

buháy at siya ang pinakamagandang babae sa buong Roma sa panahong ito.

—¡Ah! kung gayo'y nasa Roma pala ang anak ko ¿Nahan si Velia? Mangyari lamang na ipakita ninyo siya sa akin. Utang na loob, mabunying Kardenal, ipagsama ninyo ako sa lugal na kinaroroonan niya... Mahabag kayo sa akin. ¿Hindi pa ba ninyo minamalaki ang mğa pagdurusang tinitiis ko sapul pa noong araw? Ako'y magkakasakit at mamamatay kung mananatili pa sa ganitong kalagayan. Ibig ko ñgang malaman kung saan naroroon si Velia sapagka't nais kong makita siya ñgayon din. Ako'y pakikilala sa kanya. Kailañgang makilala niya kung sino ang kanyang ina... ¡Oh! pag nagkita kami ni Velia, siya'y yayakapin ko nğ buong higpit at ipagtatapat kong siya'y anak ko!... Sasabihin kong siya'y mahal sa akin at ipaliliwanag kong hindi ako ang maykasalanan sa di namin pagkikita... ¡Kulangpalad na Velia! Gaanong hirap ang kanyang tinitiis sa kamay nğ ibang tao!...

—Mahal na prinsesa, kinikilala ko ang kahalagahan nğ inyong mğa nasa; datapwa't dinaramdam kong sabihin na hindi maaaring mapairugan ko ang inyong niloloob sapagka't inaakala kong sa inyo't sa aki'y hindi makabubuti: makasasama sa ating dalawa. Ayokong malaman pa nğ iba na tayo'y may isang anghel na kalugudlugod at kaibigibig. Dapat ninyong malamang hangga ñgayo'y hindi ko pa rin siya nakikita. Hindi ko ibig na may makatuklas nğ hiwagang iyan nğ ating buhay, sapagka't ako'y nañgañganib na mapagusig o mapaghigantihan nğ aking mğa kaaway. Kung sa bagay ay inaakala kong panahon na ito upang siya'y malipat sa ilalim nğ inyong pagtiñgin at pagmamahal. Naisip ko nğa sanang siya'y alisin na sa babaing nagpalaki sa kanya at...

—¿Ano't hindi ninyo bayaang ako ang makatiñgin sa kanya?—ang agaw ni Virginia.

—Maaari ang gayon, bakit hindi; ñguni't nararapat na kayo'y umalis dito sa Roma at manirahan sa

isang bayang malayo dini sa Siudad.

—¿At makikita ko na kaya ang aking anak? ¿Kailan? ¿Saan? ¡Oh, Dios ko! Magkagayon nawa...

—Makikita po ninyo sa loob ng̃ ilang araw. Subali't hindi nararapat na kayo'y mamalagi dito sa Roma sapagka't panahon ng̃ guló: nagsisikilos na naman ang mg̃a taksil...

—¡Oh, Dios ko! Sa wakás ay darating din ang mg̃a araw na pinakaaantay ko... ¡Velia, Velia!...

—Kulangpalad na prinsesa!—ang malungkot na nawika ng̃ Kardenal—¡Anong pait na tadhana itong atin!... ¡Oh, kung nababatid lamang ninyo kung gaanong pagsisisi ang nangyayari ng̃ayon sa akin dahil sa pagkapagsuot ko ng̃ damit na itong nakapipigil ng̃ aking paglasap ng̃ tunay na kaligayahan sa ibabaw ng̃ lupa... Kung ako'y hindi nagimbot na maging isang "haligi" ng̃ Simbahan, sana'y buong payapa't buong katamisang tinatamasa natin ng̃ayon ang dakilang biyaya ng̃ lang̃it sa mg̃a pusong nagsisintahan ng̃ wagas na gaya ng̃ atin... Ng̃uni't... ¿bakit ko pa ba aalalahanin ang mg̃a panahong nagdaan: nakararagdag pang lalo sa pasanin, sa paghihinagpis at pagdurusa ng̃ ating mg̃a kaluluwa... Ng̃ayo'y wala na akong dapat isipin at pag̃kaabalahan kundi si Velia, ang ikaliligaya niya sa inyong piling, sa piling ng̃ inyong pagaaruga't pagmamahal...

—Siyang̃a po, siyang̃apo... Utang na loob, mabunying Kardenal, ay gumawa lamang kayo ng̃ paraan upang kami ng̃ anak ko'y magkita agad... Utang na loob... Kailang̃an at nararapat na makita ko si Velia ng̃ayon din...

—Makikita ninyo siyang walang pagsala. Ipahanda na ninyo ang mg̃a kailang̃an sa isang malayong paglalakbay. Sa Benesia kayo magtung̃o at doon ko kayo sasalubung̃in. Doon sa Benesia nararapat kayong magtira ni Velia, sapagka't yaon ang siudad na pinakatahimik at kaayaaya sa buong mundo. Magdahilán kayo kay Don Juan na magtitira roong mg̃a

ilang buwan dahil sa hangin sa dagat... Anopa't kayo na ang bahala sa inyong asawa at ako naman kay Velia.

—¿At saan ko makakasabay si Velia ng̃ pagparoon?

—Sa Plorensia kayo magkikita. Nararapat na kayo'y umalis na nagiisa dito sa Roma...

—¡Ay!—ang himutok ni Virginia—Kailang̃ang pa palang ako'y magantay ng̃ ilang oras upang siya'y makita ko.

—Gayon ng̃a po ang mabuti. Si Velia'y sasamahan ng̃ kanyang inainahan sa pagalis.

—¿Sa Plorensia po ba makikita ko siya?

—Doon ng̃a po.

—Kung gayon, bukas na bukas ay lalakad ako. Hindi na ako makapagaantay ng maluwat. ¡Oh, anong ligaya ko sa piling ng̃ aking mutyang anak!

At si Virginia'y tuwangtuwang nagtindig dahil sa lubos na pagasang makikita na niya si Velia, at inanyayahan ang Kardenal na magtuloy sa kabahayan.

Si Kardenal Nelyanto'y hindi na nagantay na ulitin pa ang anyaya at buong kasyahangloob na nagpaunlak...

## *Ibig kong maglakbay...*

Si prinsesa Virginia, bagama't namulat at lumaki, at nahubog ang pagiisip sa gitna ng̃ mg̃a malalaswang kaugalian at kabuhayan ng̃ mg̃a papa sa Roma at sa palasyo ng̃ mg̃a prinsipe, ay hindi rin nawala sa kanya ang karang̃alan ng̃ puso at kalinisan ng̃ mg̃a hilig at ugali.

Ang maalab na apoy ng̃ pagibig-ina ay naglalatang sa kanyang puso...

Sa panahon ng̃ kanyang kasibulan, at bago siya naging kaisang dibdib si prinsipe Brastiglioni, ay nalasap niya ang katamisan ng̃ pagsuyo sa piling ni Kar-

denal Nelyanto, at ang kanilang lihim na pagiibigan ay nagbunga ng isang maganda at kaakitakit na sanggol na babae: si Velia, ang anak na kapuspalad...

Upang mailihim ang "pagkadupilas" na ito ng isang prinsesa't ng isang Kardenal pa naman; upang maikubli at maitago sa mga pagpulang di sasalang tatanggapin ng mga "nadupilas," ay minarapat ni Nelyanto na siya na ang mangasiwa sa pagpapalaki sa kanyang bunso. Palibhasa'y walang kawangis ang pagmamahal niya kay Virginia ay kung kaya't nakaramdam siya sa puso ng pagibig-ama. At kahi't na napilitan siyang ipagkatiwala sa kamay ng ibang tao ang pagaalaga't pagpapalaki sa kanyang anak, at bagama't hindi na niya minarapat na makita pa ang bata sa pagilag na matuklasan o maramdaman ng kanyang mga kaaway ang mahiwagang lihim na iyon, ay hindi naman siya nagpabaya sa pagbibigay sa nahirang niyang tagapagalaga, ng kailangang salapi upang sa magugol.

Napakasal nga si Virginia kay Don Juan. Pagkaraan ng isang taóng mahigit ng pagsasamang payapa ng magasawa, ay nawalan ng pagasa si Virginia na magkakabunga ang kanilang pagsuyo. Nabuhay sa kanyang alaala si Velia at kung makailang ipinamanhik kay Kardenal Nelyanto na samahan lamang siya sa kinaroroonan ng kanyang bunsô sapagka't ibig niyang makita kahi't minsan man lamang. Ang Kardenal ay tumanggi sa kahilingan ng prinsesa sa pangingilag na may makatuklas ng kanilang mahalagang lihim. Nagdahilan ng kung anoano kay Virginia upang hindi gaanong sumakit ang loob nito. Datapwa't ang pagnanasa ni Virginiang makita ang kanyang anak ay hindi nagbabawa at habang lumalakad ang araw at habang nananatili ang Kardenal sa kanyang pagkakait, ay lalo namang naguugat sa puso ng kapuspalad na ina ang nais na makita ang anak na lalo pa manding sawi. At ang malungkot na pangyayaring ito ang unaunang pinagbubatan ng di matingkalang pagkahapis ni Virginia.

ang pinagmulan ng untiunting paglayo at panghihinawa niya sa kabuhayang masaya sa loob ng di iilang palasyo at sa iba't ibang dakong pinagaaliwan nilang dalawa ni Don Juan noong unang taón ng kanilang pagsasama, at iyan ang dahil ng di mapigil na pagluha sa arawaraw ni Virginia, at iyan din kaipala ang maghahatid sa kanya sa labi ng hukay, kung di nga naipangako sa kanya ni Kardenal Nelyanto na magkikita na sila ng kanyang giliw na bunso...

Hindi maaaring isaysay ang kagalakang naghahari sa puso ni Virginia magmula nang mabatid na ang dugo ng kanyang dugo, ang buhay ng kanyang buhay, ay makikita na niya sa likod ng ilang araw lamang.

Sa loob ng palasyo ay nagyayao't dito si Virginia sa paguutos na ihanda ang kanyang mga tataglaying balutan at iba pang daladalahan sa pagalis. Ang pamamarak ng kanyang mukha ay untiunting napaparam. Maminsanminsan na lamang kung siya'y mapahimutok.

Si Don Juan na malaong namihasa sa tuwina'y malungkot na anyo ng kanyang asawang giliw, ay dili ang hindi nakapuna sa gayong pagbabago ng prinsesa. At siya, na wala na lamang ninanais kundi ang magbalik ang mga dating araw ng kanilang kaligayahan at ang di niya matarok na pagkalumbay noón ay inihananap at ipinagtatanong ng anomang magiging lunas, ay lubos na natuwa sa harap ng gayong pagkabago ng asawa, at sa laki ng kagalakan ay di napigilang naitanong kay Virginia ang ganito:

—¿Totoo ba, Virginia, na ibig mong maglakbay sa labas nitong Roma? Nais kong matanto kung siya mo ngang niloloob ang mangibang bayan upang malaman ko naman kung ano ang dapat kong gawin. Kung sa bagay ay hindi kaila sa iyo na tayo'y nasa kapanahunan ng guló. Kung nais mong magparaan ng ilang linggo sa ating mga lupain sa labas ng bayan ay sabihin mo't nang magawa ko ang mga kinakailangang paghahanda.

—Hindi, Don Juan, hindi... Ang ibig ko, ang kailangan ko'y maglakbay sa malayo—ani Virginia—Damdam ko ba'y magkakasakit ako ng mabigat at ako'y mamamatay kung mananatili sa ganitong kalagayan maparating kulong at walang sukat makaaliw sa aking pagkahapis. Ang kaluluwa ko'y humahanap ng mga bagong kaligayahan. Ang puso ko'y nananabik na makalasap ng mga bagong katamisan. Ang mga mata ko'y nagnanais na makakita ng mga bago't sarisaring bagay na hindi pa namamalas. Salamat at natagpuan ko rin ang lunas ng aking sakit na matagal ko nang pinaghahanap. Akala ko'y mamamatay akong busabos ng di masayod na kasawiang-palad. Salamat na lamang at natuklasan ko...

Dalawang patak na luha ang nalaglag sa mga mata ng prinsesa, sa malaking kasyahang loob marahil sa pagka't naibulalas kay Don Juan ang mga nilalaman ng kanyang dibdib; samantala nama'y natitigilan ang mapagpasunod na lalaki at sa sarili'y kung makailang naitanong kung bakit kaya nagkakagayon ang kanyang asawa, hanggang nasapantahang nasisiraan na marahil ng isip ang kanyang mutyang si Virginia.

Ang babai'y nagpatuloy sa pagsasalita:

—Totoong kailangan na lisanin ko itong Roma na nagdudulot sa akin ng di kakaunting kapighatian, na pinagmulan ng aking mga pagdurusa't pagtangis. Ibig kong malibot ang mga malalaking siudad ng Italia; nais kong mamalas ang ating mga kabukirang sagana sa mga sariwa't naggagandahang halaman...

—Nguni't, Virginia—ang putol ni Don Juan—¿diyata't lilisanin mo itong Roma sa panahon pa naman nitong kasalukuyang nagaalab ang panghihimagsik? Hindi mo ba alam na sa aming mga matataas na kagawad ng pamahalaan ay bawal na bawal ang lumayo dito sa Siudad kung dumarating ang ganitong mga araw ng panganib sa ating gobierno? Ang kapitapitagang trono ng Santo Papa ay kasalukuyang nalilibit ng mga kaaway, kung kaya't hindi marapat ang

lumayo ngayon dito sa Siudad, upang kung sakali'y masaklolohan siya't di mahulog sa kamay ng mga tampalasan... At kung ang iyong pagpupumilit na pagalis ay dahil sa pagkatakot sa panganib, ay maaari kang paratangan na taksil sa mga lipi nina Brandini at Brastiglioni...

Ang prinsesa'y kumalakhak ng ubuslakas at saka tumugon:

—¡Taksil!... ¡Ang trono ng Papa!... ¿Ipagtanggol ba, wika mo, ang trono ng Papa?... Bukas na bukas ay lalakad ako. Sinoma'y hindi makapipigil sa akin. At kahi't ang aking pagalis ay magbunga ng pagkasawi ng Roma, ng matanda at malupit na Siudad na iyan, ay hindi na rin ako magbabagong akala. Maiwan ka riyan kung ibig mong ipagtanggol ang iyong Papa... Sapagka't... sa labas ng Roma ay matatagpuan ko ang aking pinakahahanap na kaligayahan. Naroroon ang aking katiwasayan, ang aking ganap na aliw, ang buhay ng aking buhay...

At lumayo ang prinsesa at iniwan ang asawa, ang napakabait na asawang lubos na napapamaang sa harap ng gayong hindi matarok na hiwagang nakababalot sa bawa't isa sa mga pangungusap ng babaing pinakasisinta at tanging binabathala ng kanyang puso sa buhay na ito. At sa sarili'y naitanong ng buong paghihinagpis:

—¿Bakit nagkakaganito si Virginia?

## *Sa likod ng pagkainip...*

Lumubog ang araw. Lumaganap ang dilim. Lumalim ang gabi.

Si Virginia'y hindi makatulog; ni di maidlip: pikit ang kanyang mga mata nguni't dilat ang gunamgunam. Binabalangkas niya ang tanang nararapat gawin sa kinabukasan. Noon lamang siya inabot ng malaking pagkainip sa paglakad ng oras. Anhin niya'y umumaga na

upang makarating siya agad sa Plorensia, siudad na pagtatagpuan nilang dalawa ni Velia.

—Makikita ko na si Velia—ang natutuwang sabi ni Virginia;—siya'y yayakapin ko ng buong higpit, hahagkan ko sa noo, sa pisngi, sa bibig, sa baba, sa liig... Saglit ma'y hindi ako lalayo sa kanyang tabi... Kaawaawa naman.. Gaanong hirap na kaya ang kanyang tiniis dahil sa pagkawalay sa akin?... Nguni't siya'y maliligayahan na sa aking tabi, mahahango na siya sa madlang kahirapan; malilimutan na niya ang tanang dalamhating dinanas, sa pamamagitan ng aking dalisay na pagmamahal na ipalalasap sa kanya... ¡Anak ko ... Parito ka, anak ko, at pagtulungan nating pasanin ang krus ng kabuhayan; magdamayan tayo sa pagluha, magsama tayong makitunggali sa anomang kasawiang-palad...

Sumipot na ang araw sa kasilanganan ay hindi pa natatapos ang mga pagpapahanda ni Virginia sa mga balutang tataglayin niya sa pagalis. Sa mga mata niya'y nasisinag ang ilaw ng kasyahang-loob. Ang kanyang puso'y tumitibok ng malimit kay sa pangkaraniwan. Hulinghuli niyang inayos at pinagbuting binalot ang mga maririkit at mahahalagang bagay na ipasasalubong sa kanyang anak. May nahahanda siya para kay Velia na sarisaring damit, mga piling engkahe sa Plandes, mga kayo sa Persia, mga kolyar na brilyante, sarisaring singsing na nahihiyasan ng perlas, diamante, rubi, esmeralda at sapiro, at marami pang lubha. At sa tuwing mamalas niya ang mga bagay na iyon na nakalaan ngang lahat sa pinakagigiliw na bunso, ay kusang namamalisbis sa kanyang mga pisngi ang mga luha ng kasyahang-loob at pananabik na makitang ginagamit na ng mutyang anak, ang mga hiyas na yaong pili sa mga lalong pili...

Sa wakas ay dumating ang oras ng kanyang pagalis. Pagkatapos na makapagpaalam sa asawa, ay nilisan ang bahay, lumulan sa isang sasakyan, at ipinagutos sa kutsero na magpatakbo ng matulin.

Pinapagtuloy sa liwasang Termini ang sasakyan. Isang tapat na utusang babae ang kasama niya sa paglalakbay.

Kailan ma'y hindi nagIng kaakitakit kay Virginia ang panahon, kundi noon lamang. Kailan ma'y hindi siya nakaramdam ng̃ malaking pananabik sa pagsapit ng̃ isang araw na tang̃i at dakila, kundi ng̃ araw na iyong ipagkikita nilang dalawa ng̃ kanyang anak. Wari bagang ang mg̃a palasyo at mg̃a monumento sa Roma na kanilang nadaraanan, ang mg̃a lansang̃an at mg̃a hardin na kanilang tinatawid, ay bumabati at nakikigalak sa kanya, kung kanyang pagmalasin at pakiramdaman. Ang di masayod na kaligayahang nag̃uumapaw sa puso ni Virginia ay napapalarawan sa kanyang mukha sa pamamagitan ng̃ mg̃a ng̃iting kaakitakit at sakdal ng̃ tamis.

Pagdating sa liwasang Termini ay halos panabay na umibis ang dalawa. Waring may hinahabol na nasok sa himpilan ng̃ tren at ang utusang kasama'y kumuha ng̃ bilyete.

Hindi naglipatsaglit at sila'y nasa loob na ng̃ tren; at makasandali pa'y narinig ang maugong na sipol ng̃ lokomotora, at ang treng kinalululana'y tumakbo ng̃ matulin... Totoong mabilis ang takbo ng̃ sasakyan...

Ilang saglit lamang at dinating nila ang Sibittabeksiya, at nilagpasan ang Makkarese, ang Palo, ang S. Sebero, ang S. Marinelya. Dito'y tumigil ng̃ mg̃a ilang minuto sa pagaantay sa kasalubong. At nagpatuloy sa matuling pagtakbo hanggang sa himpilan ng̃ Plorensia, pagkatapos na maraanan ang Grossetto, ang Polyonika, ang Sesina, ang Liborna, ang Pisa, at ang Empoli.

---

*Nabigong pagasa*

Sapul nang dumating si Virginia sa Plorensia ay isang maghapon at isang magdamag na ang nakararaan.

Ang anak na pinakaaantay, si Veliang kaibigibig, ay hindi pa dumarating.

—¿Ano kaya ang nangyayari sa aking anak?—ang naitanong sa sarili ng̃ prinsesa na halos ay mawalat ang dibdib sa laki ng̃ sama ng̃ loob.—¿At saan napasuot ang Kardenal?—anya pa.

Ang sapantahang siya'y dadayain lamang ni Nelyanto, ay untiunti nang pumipintig sa kanyang puso. Bawa't minutong magdaan sa kanya'y katimbang ng̃ isang taón dahil sa laki ng̃ pagkainip. Anopa't nakaraan ang isang araw ng̃ di siya nakatanggap ng̃ anomang balita tungkol sa kanyang anak at gayon din kay Nelyanto.

Sumapit ang pang̃alawang araw: mula sa umaga hanggang hapon ay nagaantay siya sa pagdating ng̃ dalawa, ng̃uni't isa ma'y hindi sumisipot. Dumating ang gabi: isinaloob ng̃ prinsesang di sasalang sa buong magdamag na iyo'y magkikitakita na sila. Datapwa't wala rin: maiksi mang balita tungkol sa mg̃a taong inaantay ay wala siyang natanggap.

Sa harap ng̃ ganitong malupit na pagkabigo, ang pagkalungkot ni Virginia'y naragdagan pa ng̃ pagkabalisa:

—¿Dinadaya ba lamang ako ng̃ Kardenal?—ang naitanong sa sarili ng̃ buong paghihinagpis.—Baka naman kaya nagkaroon ng̃ isang kapahamakan sa daan na ikinasawi ng̃ aking anak... ¿Mabibigo lamang kaya ang aking pagasa? ¡Dios ko, huwag mo ring ipahintulot na magkagayon!...

Anomang paglibang at anomang pagaliw na gawin ng̃ kanyang kasamang utusan ay walang pangyarihan. Walang pinakikinggan si Virginia kundi ang bulong ng̃ kanyang puso...

—Hindi, Eleonora,—anya sa kanyang mabait na utusan;—walang pagsalang mabibigo lamang ang ating pagaantay sapagka't nagugunigunì kong may nangyaring kapahamakan sa aking irog na anak. ¿Ano ng̃a baga kaya ang nangyayari kay Velia? ¡Oh, Dios ko!

Huwag mo ring ipahintulot na magkatotoo ang aking sapantaha...

Nasa gitna siya ng ganitong paghihinagpis nang tumanggap ng isang maiksing pahatid na nanggaling sa Roma. At dahil sa pangambang ang nilalaman ng pahatid na yao'y isang lasong ganap na papatay sa kanyang naghihingalong pagasa, ay hindi niya minarapat na ang kanyang mga sariling kamay ang magbukas noon, kung kaya't ipinagutos na lamang sa kasama na basahin. Ganito ang nasasabi sa libam:

*Prinsesa:*

*Isang kasawiang walang katulad sa buhay na ito ang kasalukuyang kinakaharap natin. Magbalik kayo ngayon din.*

*Nelyanto.*

Si Virginia'y napasigaw ng ubuslakas, napalugmok sa katabing likmuan, at nawalan ng pagkatao...





# XI

## KATOTOHANANG MASAKLAP

*¿Nahan si Velia?*

Kinabukasan ng pagkapagusap ng prinsesa Virginia at ni Kardenal Nelyanto, ay nagsadya itong huli sa kabundukan ng Selio upang makatupad sa kanyang pangako sa prinsesa.

Yaon ang kaunaunahang pagtuntong niya sa mga pook na iyon. Yaon ang kaunaunahang araw na ikakikilala niya sa kanyang irog na anak.

Nang mga sandaling yao'y binabalak ni Lucila, ang babaing nagaruga't nagpalaki kay Velia, na umalis na siya sa Roma upang siya'y maligtas sa poot ng Kardenal kung sakali't malaman na nitong si Velia'y nakapagtanan sa kanyang tabi ng di niya nalalaman. Naiisip niyang paroon sa Napoles at pumisan na sa kanyang kapatid na babae. Subali't naisumpa na niya sa sariling kailan ma'y hindi na siya magbabalik doon. Sariwangsariwa pa sa kanyang alaala ang mga pangyayari at ang kadahilanan kung bakit niya linisan ang kanyang tahanan sa Napoles: Pagkatapos na madungisan ang malinis na pangalan ng kanyang mga magulang ay umalis siyang dala ang di kakaunting salapi.. Subali't maraming taón na ang nakaraan, na-

matay na ang kanyang ama, at kaipala'y hindi na naala-ala ng kanyang kapatid ang kasalanang kanyang ginawa.

—Marahil ay patatawarin na niya ako kung sakali ma't may galit pa siya sa akin—ang malimit masabi sa sarili, lalo't kung magunitang siya'y makapagpapasalubong sa kapatid ng di kakaunting salaping sapat nang ikabuhay nila sa habang panahon.

Si Kardenal Nelyanto'y nasok sa tahanan ni Lucila na tigib ang puso ng malaking pananabik na makita ang giliw na bunso. Inaasahan niyang sa loob ng bahay ay si Velia ang una niyang matatagpuan. Subali't, ¿paano pa niyang makikita ang kanyang anak sa tahanang iyon?...

Dinatnan niya si Lucila na nakaupong pahilig sa isang likmuan. Payat na payat at nakapako ang tingin sa ibaba. Dahil sa kahalagahan ng nilalaman ng kanyang isip ay hindi man lamang napansin ang halos ay pasugod na pagkapasok ng Kardenal.

Isang sigaw na malakas ang tanging naging bati ni Lucila sa kanyang kagalanggalang na panauhin dahil sa malaking pagkabigla.

—¿Ano ang nangyayari sa iyo, Lucila?—ang tanong ni Nelyantong puspos ng pagtataka.

Si Lucila'y hindi sumagot sapagka't di makapagsalita ng anoman.

Ang Kardenal ay muling tumanong:

—Lucila, ¿ano ang nangyayari sa iyo? Magsalita ka...

Isang malakas na hagulgol ang tanging naitugon ng kaharap.

—¿Nahan si Velia? ¿Mayroon bang nangyayari sa kanyang...?

—Wala po... Wala po...—ang bahagya na lamang naipakli ni Lucila.

At sapagka't hanggang sa mga sandaling yao'y hindi pa mabatid ng Kardenal ang mga nangyayari at ang ipinagkakagayon ng kanyang kaharap, ay iniba ang tanong nguni't binangisan na ang mukha:

—¿Bakit ka nagkakaganyan? ¿Ano ñga ang nangyayari?

Si Lucila'y nananañgis na dumaluhong sa harap ng Kardenal, lumuhod ng dalawang paa, itinitig ang mñga mata sa lañgit, itinaas ang dalawang kamay, at animo'y haling na nagwika:

—¡Hindi po ako ang maykasalanan!...

—¿Nang ano?—ang pakli ni Nelyanto na di mawatasan ang ibig sabihin ng babae.

—Si Velia po'y...

—¿Ano? ¿Nahan si Velia?...

—Si Velia po'y nagtanan...

—¿Ha?... ¡Nagtanan?...

—Opo... Nakaalis po ng di ko nalalaman—ang may kasabay na hagulgol na sagot ni Lucila.

Sa isang kisapmata'y nagulap ang mga panin̄gin ng Kardenal at sa di maulatang galit ay sinambilat si Lucila, sinunggaban sa isang bisig, sabay ang pagsabunot at ipinagwagwagan sa lupa, saka tumanong na animo'y nasisiraan ng bait:

—Hamak na babae... ¿Saan naroroon ang anak ko?

—¡Dios ko!... ¡Iligtas mo po ako!... ¡Ay!...

—¿Saan mo dinala ang aking anak?—ang ulit ng Kardenal na ang mña mata'y nagaapoy sa matinding poot.

—¡Ah!... ¡Aywan ko po ba!... ¡Patawarin ninyo ako!... ¡Wala po akong sala!... Siya'y umalis, nagtanan...

—¡Nagtanan!... ¿At sino ang kanyang sinamahan? ¿Kailan?... ¿Bakit?... Hala, magsalita ka, Lucila, kung ibig mong huwag kang mamatay...

—¡Patawad!... Bitiwan po ninyo ako at sasabihin ko ang lahat...

—Sabihin mo ngayon din: ¿Nahan si Velia? ¿Saan mo dinala ang aking anak?—ang ulitulit na tanong ng Kardenal, nguni't hindi binibitiwan si Lucila.

—Si Velia po'y umiibig...

—¿Kanino?

—Sa isang binata... Sa isang kungsino...

—¿At ano pa?

—Silang dalawa'y malimit magkita dito noong araw...

—¿At ano ngayon?

—Nguni't ipinagsumbong ko sa inyo agad...

—¿Sa akin?

—Opo, isinuplong ko po sa inyo...

—¿Kailan?

—Maluwat na po...

—¿At sino ang binatang iyan?

—Isa pong manghihimagsik at sa pamamagitan ni Diablo Negro'y napiit sa mga bilangguan ng Batikano.

—¿Ano ang pangalan?

—Marcelo...

—¿Si Santucci ba?

—Siya nga po...

—Kung gayo'y si Santucci... ¡Ah!... ¿Diyata't ang Marcelong iyan ang kasuyo ng aking anak?—ang nanginginig sa galit na usisa ni Nelyanto.

Si Lucila'y tumango.

At ang Kardenal ay nagpatuloy:

—¿At ikaw, samakatwid, ang nagpahamak, ang nagtaksil sa kasintahan ng aking-pinakamamahal na bunso?

—Sapagka't nabatid ko pong siya'y isang erehe: kaaway ng ating Simbahan; at isang katipunan; taksil sa Pamahalaan natin.

—¿At si Velia... saan naroroon ngayon si Velia?

—Nawala po... Umalis nga po ng walang paalam, pagkaraan ng dalawang araw na si Marcelo'y dakpin ni Diablo Negro...

Hindi na natapos ang iba pang sasabihin ni Lucila pagka't sa laki ng poot ng Kardenal ay sinabunutan ng ubuslakas at ipinagwagwagan sa lupa... Sa kasawiangpalad ay napahampas ang ulo ng babae sa pader... At sa isang kisapmata'y buhay na dugo ang dumanak sa loob ng bahay... Subali't di man lamang nabakla ang kalooban ng Kardenal sa harap ng gayong kakilakilabot na bunga ng kanyang matinding galit, at sa buong kasyahangloob ay nasabi pa sa babaing di

makapañgusap at bahagya na lamang marinig ang daing, ang ganitong kakilakilabot na mga salita:

—¡Mamatay!... ¡Mamatay ang nararapat sa iyo, babaing alibugha!...

At walang lingunglikod na nilisan ang kabundukan ng Selio.

---

## *¿At kung siya'y patay na?*

Nang mga araw na yao'y si Kardenal Nelyanto ang tanging makapangyarihan sa siudad ng Roma. Siya ang mayhawak ng mabigat na tanikalang nakagagapos sa buong bayan. Sa pamamagitan ng kanyang talino at ng mga karunungang napagaralan ay nagagawa niya ang anomang kanyang ibigin. Upang maipakilala sa buong mundo kung hanggang saan umaabot ang kanyang kapangyarihan, ay hinamak at binusabos ang sangkatauhan sa pamamagitan ng mga malulupit na utos; nagwalangbahala sa mga pagdaing at pagmamakaawa ng mga magulang; hindi iginalang ang kahinaan ng mga babae, lalunglalo ng mga dalaga; hindi dininig ang anomang pagmamakaamo ng mga mayasawa; at ang mga walangmalay na sanggol ay hindi man lamang nalawitan ng kahit munting habag... Poot at paghihiganti ang naging libangan, at dugo ng tao ang nakahimalingang makitang dumadanak sa bisa ng kanyang kalupitan. Ang gawang magpatawad, sa ganang kanya, ay isang karuwagan ng puso at dungis ng kaluluwa, kung kaya't kahit munting pagkukulang na magawa sa kanya ng sinoman ay nilalapatan ng higanti...

Sa ubod ng puso ni Kardenal Nelyanto ay nagugat ang pagibig at pagmamahal sa anak; subali't ang amang magtanggol sa kapurihan ng sariling anak ay ipinaguutos kapagkarakang hulihin, ibilanggo, at patayin...

Totoo nga namang ang makapangyarihang Tad

hana ay siyang tanging maalam maglapat ng parusa o magkaloob ng gantingpala sa lahat ng tao.

Nang si Karnenal Nelyanto'y patungo pa lamang sa kabundukan ng Selio upang makita ang kanyang anak, kaipala'y binabalangkas sa kanyang isip ang lalong mabuting paraang dapat niyang gamitin upang magkaroon ng isang maningning at puspos ng luwalhating kapalaran sa hinaharap, si Veliang buhay ng kanyang buhay. Di sasalang binabalak niya noon na si Velia'y ipakipagisang puso sa isang binatang marangal, mayaman at makapangyarihan. Marahil ay kanyang nagugunigui na sa loob ng ilang araw ay makikita na niyang si Velia'y nasa piling ng kaisang dibdib na kanyang hihirangin at namumuhay ng tahimik at siyang pinakamapalad sa lahat ng babae sa buong mundo.

Gaanong dalamhati at paghihinagpis kaya ang biglang naghari sa puso ni Nelyanto noong mabatid niyang si Velia'y nagtanan, at kasintahan ng isang lalaking pinakauusig pa naman niya ng gayon na lamang. Gaanong pagsisisi at paghihinagpis nga kaya ang kinahantungan niya noong matantong ang kasuyo ni Santucci na anak pala niya, ay siya ring pinugayan niya ng puri noong isang gabing siya'y pagsadyain at pumayag ng pikitmata sa kanyang marumi't kalaitlait na hangad, mailigtas lamang ang pinakaiibig sa buhay na dili iba't si Marcelong sawingpalad..

Sabali't si Kardenal Nelyanto ay walang kaloobang mapusok: siya'y marunong maghunusdili. Sa gitna ng gayong napakasungit na aglahi ng palad ay nagamit pa rin niya ng buong lumanay ang kanyang pagiisip.

Binalak niyang una ang magsadya noon din sa beaterio ng Santa Catalina upang pakibalitaan ang kalagayan ni Velia. Datapwa't nang siya'y papalabas na sa pinto upang isagawa ang kanyang balak, ay nakaramdam siya ng isang malaking panghihina. At siya'y napasandal sa pader. Waring nakaririnig siya ng taginting ng libulibong batingaw na umiikit ng ma-

bilis; parang nakakikita siya ng̃ laksalaksang ilaw na ang liwanag ay nakasusugat sa mg̃a paningin...

Ang tibok ng̃ kañyang puso'y totoong masasal. Ang kanyang pagiisip ay litunglito. At pinagtananan na mandin ng̃ lakas ang buong katawan niya... Subali't ang ganitong kalagayan niya'y di naman gaanong nagluwat. At nang magsauli ang dating malinaw na pagiisip, ay pinalibot ang tingin sa pook at madlang bagay na nakaliligid sa kanya. Lahat ng̃ kanyang napagmamalas ay kung bakit napagtatakhan niya.. Sa ubod ng̃ puso'y waring nakararamdam siya ng̃ isang matulis at malaking patalim na untiunting bumabaon at naglalagos.,. At sa laot ng̃ gayong mg̃a kasawian ay nakapaghimutok ng̃ ganito:

—¿Diyata't si Velia?... ¿At ako na rin ang nagpahamak sa kanya?... ¡Oh, ang anak ko!... ¡Kapuspalad na bunso!.,. Ng̃uni't, ikaw, oh, Dios na makapangyarihan, ¿ano't binayaan mong mangyari ang gayon kalaitlait na pagkakasala?... ¿Bakit mo pinahintulutan, Dios ko, na ang aking anak, si Veliang kaibigibig, ay mapugayan ng̃ puri sa akin na ring mg̃a sariling kamay?...

Natigilang ilang sandali si Nelyanto sa kanyang paghihinagpis. Itinutop ang kanang kamay sa kanyang noong ginigitawan ng̃ malamig at butilbutil na pawis. At pagkatapos na makahing̃a ng̃ malalim ay nagpatuloy ng̃ paghihimutok:

—¡Anong laking pagkakasala ang aking nagawa!... ¡Sawingpalad na anak ko!... ¿Ano na kaya ang kinahinatnan niya ng̃ayon? ¡Salamat kung datnan ko pa siyang buhay!... Dahil sa aking mahigpit na bilin, ay di sasalang luraylurav na ang kanyang katawang walang kasingganda... At sino ng̃a ang nakaaalam kung siya'y bangkay nang malamig na daratnan ko!.. Ng̃uni't, kahimanawari'y huwag ding magkagayon, huwag ding magkatotoo ang aking guniguni... ¡Ah! ng̃ayon ko natanto kung gaano kasama ng̃ Roma, ng̃ matandang siudad na itong pinaghaharian ng̃ Papa, ng̃ Papang iyan na hindi dapat tawaging "Kahalili

ni Hesus," kundi "Kinatawan ni Satanas" dito sa lupa!... ¡Sumpain nawa ng̃ Dios ang siudad na itong pugad ng̃ madlang kasalanan, kutang matibay ng̃ mg̃a mapaniil at mg̃a mang̃ang̃amkam, ng̃ mg̃a walang puso at mg̃a taong ganid!... ¡Maanong makatkat na ang pang̃alan ng̃ siudad na ito sa mapa ng̃ sandaigdig at sa alaala ng̃ mg̃a tao!... ¡Ay, Velia!... ¡Anong lupit na kahatulan ang iginawad sa iyo at sa akin—¡sa ating dalawa!—ng̃ Tadhana!...

—¿At kung siya'y patay na?—ang malakas at pabimutok na nasabi.—Anim na araw na ang nakaraan sapul noong ipagutos ko na siya'y pahirapan. Natatandaan ko pang tumutol si Sor Madilya sa maiksing panahong ibinigay ko sa kanya sa pagpapahirap kay Velia... Kaipala'y inutayutay niya ang pagpapahirap upang masiyahan ang kanyang kabang̃isan. ¡Oh! lalong salamat kung nagkagayon ng̃a, sapagka't sa ganito'y maaari ko pang abutang buhay... ¡Tadhana!... ¡Loobin mong datnan ko pang buhay ang aking anak!...

Kimkim niya sa loob ang ganitong panukala nang siya'y nakyat sa kanyang sasakyan na noo'y malaon nang nagaantay.

At paasik na iniutos sa kutserong siya'y dalhin sa beaterio ng̃ Santa Catalina.

Samantalang si Kardenal Nelyanto'y nasa loob ng̃ sasakyan, ay parang may kinakausap na nagwika ng̃ ganito:

—Daratnan ko pa siyang buhay... Hindi ako pakikilala, hindi ko sasabihing ako ang ama niya upang di niya ako kasuklaman; datapwa't siya'y paliligayahin ko... Paghahanapin ko si Marcelo na siyang unaunang sanhi ng̃ kanyang pagdadalamhati, at ihahalal kong prinsipe. Lilisanin ko ang siudad na itong marapat pagkasumpain. Huhubdin ko ang kasuutang ito na nakasisirang puri sa akin at pumapasò sa kaluluwa ko. Magpapalit ako ng̃ pang̃alan at saka ako pakikilala sa aking anak. ¡Oh! di sasalang siya'y

matutuwa at ako'y mamahalin niya ng̃ taos sa puso at kikilanlin naman niyang ama nğa niya, at marahil ay pipilitin pang ako'y tumira sa bahay na pananahanan nilang dalawa ni Santucci. ¡Oh, anong palad ko kung magkakagayon!... Datapwa't, ¿maging marapat kaya ako sa kanyang pagmamahal?... ¡Ay!... Kailan ma'y hindi ko nararamdaman ang bigat ng̃ mğa kasalanang nagawa ko kundi nğayon lamang. At nğayon ko natanto, na, upang makalasap ng̃ katamisan ng̃ isang kabuhayan ay kinakailangang mapasapiling ng̃ mğa hinlog at magkaroon ng̃ isang kaluluwang malinis... Ang pagibig ay isang biyaya ng̃ langit na pumapahid ng̃ mğa dungis ng̃ budhi... ¿At sino kami, kami na ayaw pahintulutang makalasap ng̃ katamisan at kaluwalhatian ng̃ banal na pagibig?... ¿Sino kami?... ¿Sino kami, kundi isang kawan ng̃ mğa tigre na uhaw sa dugo ng̃ tao, walang puso't walang kaluluwa, walang pananalig, mapagimbot at gahaman, maniniil at mapaghariharian, at mainggiting sa kabutihan at sa katahimikan at sa kaligayahan ng̃ kapwa?... Subali't may panahon pa upang ako'y makapagbalikloob at magpakabuti sa piling ng̃ aking pinakamamamahal na anak. Inaasahan kong ang mğa kasalanan ko'y mahuhugasan ng̃ kanyan mğa halik na malinis at walangmalay: halik ng̃ pagibig, halik ng̃ pagmamahal, halik ng̃ pagpapatawad sa nagkasalang magulang... ¡Ah!... Hindi nğa, anak... Hindi ka na maaaring maging sawi pa sa mğa araw na ito. Akong ama mo'y hindi magtutugot hanggang di mo natatamo ang pinapangğarap at pinakamimithi mong kaligayahan sa buhay na ito, na dili iba't ang sumapiling ni Marcelo sa habang buhay... ¡Maanong datnan pa nğa kitang buhay!...

---

*Magdasal kayo...*

Ang sasakya'y tuminto sa tapat ng̃ malaking pinto ng̃ Santa Catalina.

Mandi'y pinagtananan ng lakas si Kardenal Nelyanto, sapagka't hindi makatayo, malatangmalata; hindi makagulapay...

Pagkapasok sa Klaustro ay walang unang ipinagtanong kundi si Sor Madilya.

Si Sor Madilya'y nasa simbahan noon, sa paa ng dambana, at buong taimtim na nagdarasal, kasama ng ilang mongha.

Sa laki ng pagnanasa ng Kardenal na malaman agad kung ano na ang kinasapitan ng kanyang irog na bunso, ay hindi na nakapagantay ng maluwat at noon di'y pinaroonan si Sor Madilya sa simbahan.

Nang datnan niya'y tungungtungó at dumadagok pa sa dibdib. Ang puso ni Nelyanto, sa gayong namalas niya, ay nagsiklab sa malaking galit. Itinuring niyang yao'y isang pagbabanal na pakitang-tao lamang. Linapitan niya at tinanong ng ganito:

—¿Nahan siya? ¿Saan siya naroon?

Pagkarinig ni Sor Madilya ng matigas, at mabalasik at di inaantay na tanong na yaon, ay ilang sandaling natigilan.

—¿Saan siya naroon?—ang ulit ng Kardenal na nanginginig ang boses.

—¿Ano po ang inyong ibig, kataastaasang panginoon?—ang pakli ng Superiora na idinilat ang mga mata't napabuka ang bibig.

—¿Nahan ang dalagang ipinagkatiwala ko sa iyo? —ang mapusok na usisa ni Nelyanto.

Sa tanong na ito'y walang sukat maisagot si Sor Madilya dahil sa laki ng kanyang pagkabigla. Isinaloob na may isang malubhang pangyayaring nco'y kinapapalautan ng Kardenal. At minarapat na huwag na munang sumagot ng anoman upang huwag magulol ang pagkagalit ng kanyang kaharap.

¿—Sino siya naroon?—ang pasigaw na tanong ng Kardenal—¿Nahan nga ang dalagang inihabilin ko sa iyo?—at niliglig ng ubuslakas ang babae.

—¿Sino pong dalaga, mahal na Kardenal? ¿Sino

po ang itinatanong ninyo sa akin?

—Siya... Siya... ¡Ang kasuyo ni Santucci!...

—¡Ay, Dios ko!... ¿Di po ba ipinagbilin ninyong sa loob lamang ng̃ dalawang araw patagalin ko ang kanyang buhay?

—¿At patay na ba?... ¿Patay na?...—at sinunggaban ng̃ dalawang kamay ang matandang mongha at binaltak sa pagkakaluhod—¡Ah, babaing alibugha! ¡Hamak at walang puso!... At may mukha pa itong mang̃atwiran...

—Kataastaasang Kardenal—ang malumanay na itinugon ni Sor Madilya—¿Ano po ang nangyayari sa inyo? ¿Bakit kayo nagkakaganyan?... Utang na loob, igalang lamang ninyo ang bahay ng̃ Dios... Matuto sana kayong magpigil... Huwag po kayong magpakasagwa sa harap ng̃ aking mg̃a kasamahan. Kayo po't walang iba ang maysala... Ng̃uni't, hindi.. Saka na po natin pagusapan iyan. Huwag lamang dito, utang na loob...

—¡Ah!... ¡Ng̃ayon din!... Ng̃ayon di'y ibig kong malaman ang tunay na nangyari. Sumagot ka; magtapat ka .. ¿Totoo bang namatay na?...

—Hintay po kayo, mabunying Kardenal... Tingnan po natin... Kaipala'y...

—¡Ah, hindi na sabi ako makapagaantay. !Kailang̃an kong sagutin mo ang tanong ko ng̃ayon din: ¿Patay na o buhay pa si Velia?—at muling sinunggaban ang mongha at ito'y ubuslakas nang ipinagwagwagan sa lupa—¿Nahan ng̃a siya?... ¿Saan siya naroon?...

Si Sor Madilya, sa harap ng̃ gayong kahihiyan at pagkasindak, ay walang naitugon, pagkatapos ma ihagsan ng̃ sulyap ang mg̃a monghang kasama niya. kundi:

—Magdasal kayo, magdasal kayo. mg̃a kapatid..

At mandi'y tulig na sumunod sa Kardenal na nco'y parang may hinahabol na lumabas sa simbahan.

—

*¡Ako ang maysala!...*

Nang nasa labas na ng simbahan si Sor Madilya'y nagbuntunghiningang malalim at buong galang na tumanong sa Kardenal:

—Mahal na pangineon, hindi ko malaman kung ano ang nangyayari sa inyo. ¿Ano nga po ang dahil ng inyong ipinagkakaganyan?

—¡Ang dalaga, ang dalaga ang tanging kailangan ko!—ang malakas at payamot na sagot ng Kardenal.

—¡Ay!... Hindi ko nga matarok kung ano ang nangyayari sa inyo. ¿Hindi po ba mayroon tayong pinagkasunduan...?

—¡Ah!... Wala akong nagugunita...

—Alalahanin po ninyong mabuti, kamahalmahalang Kardenal...

—Huwag kang maulit...

—¡Oh!... Hindi ko akalaing madali kayong makalilimotsa salitaan...

—Huwag ka nang magsasalita kung di mo ibig na ikaw ay masaktan—ang bala ni Nelyanto na nangdidilat ang mga mata.

—Nguni't...

—Sinabi ko na—at sinunggaban sa isang bisig ang mongha at itinulak ng ubuslakas.—Ang sagutin mo sa aki'y kung saan naroon ang dalagang inihabilin ko sa iyo. Hala, sabihin mo ngayon din at nang makita ko. ¿Nahan siya?

—¿Nahan?—ang tila patuyang ulit ni Sor Madilya.

—¿Buhay pa o patay na?—ang paangil na tanong ng Kardenal.—Hala, sumagot ka ngayon din.

—Kagalanggalang na panginoon—ang banayad na tugon ni Sor Madilya,—sapagka't hindi ko po mawatasan ang ibig ninyong sabihin, ay ipahintulot ni-

yong ako'y magtanong lamang sa inyo ng̃ isang bagay na...

—Ayoko; ako'y walang panahong sumagot sa katanungan mo. Ang sagutin mo'y ang itinatanong ko.

Datapwa't ang mongha'y tumanong din:

—¿Hindi ba ninyo natatandaan kung ilang araw na ang nakararaan sapul noong gabing ako'y ipatawag ninyo sa Batikano? Magisipisip po muna kayo...

—Sor Madilya—ang paang̃il na hadlang ni Nelyanto,—¿saan naroon ang dalaga?

—Alangalang kay Santo Domingo—ang paang̃il ding pakli ni Sor Madilya,—ay dinggin muna ninyo ako. ¿Hindi po ba pinagkalooban ninyo ako ng̃ dalawang araw upang siya'y utasin? Dapat alaming mula noon hanggang ng̃ayo'y anim na araw na ang nakararaan. kung kaya't...

—¿Pinatay mo na ng̃a?...

—Alinsunod sa inyong bilin...

—¿Samakatwid baga'y namatay na ng̃a siya?

—Marahil ng̃a po...

—Marahil... ¿At bakit, hindi mo ba nalalaman ang mg̃a nangyayari sa loob ng̃ Beaterio?

—Hindi po ako nagsasabi ng̃ ganyan.

—¡Ah! Tingnan natin siya ng̃ayon din.

—Hintay po muna, mabunying Kardenal. Dinggin muna sana ninyo ang sasabihin ko... Pakinggan po ninyo ako, iginagalang kong Kardenal. Noong gabing si Marcelo'y nagtanan sa ospital, sa ginawang tulong ni Sor Ernesta, ay nagbalik ako agad sa kombento. Hinanap ko si Sor Cándida at si Sor Angélica na nang sinundang gabi'y siyang tumapos sa buhay ni Cecilia sa pamamagitan ng̃ pagpalong walang tuos, at nang kaming tatlo'y magkitakita ay nagtung̃o kami noon din sa silid na dalang̃inan ng̃ dalaga. Nang datnan namin si Velia'y anyong balisa at nang itanong namin sa kanya kung saan naroon si Sor Ernesta, ay tila

may panimdim na sumagot: ¿At hindi pa ba siya dumarating?...

—¡Ah! ¿Kung gayo'y ganyan ang itinanong ni Velia? ¿At pagkatapos?

—Pagkatapos ay sinabi kong siya'y nakagawa ng̃ isang mabigat na pagkakasala at dahil rito'y nararapat na malapatan siya ng̃ parusang nauukol...

—¡Nakagawa pala ako ng̃ isang mabigat na pagkakasala!—ang tila natatakang itinugon ni Velia.

—¡Mangyari pa!...

—¿At paano mo ituturing ang gayon, na pagkatapos masulsulan ang isang asawa ng̃ Dios na lumabas sa monasterio ay ipinagbilin pang ipahiram ang kanyang abito sa isang bilanggong nakamatay ng̃ tao, upang ang kaaway na iyan ng̃ Dios at ng̃ Relihion ay makapagtanan?...

—¿At nakatakas kaya?—ang sambot ni Veliang wari'y hindi pansin ang ibang sinasabi ko.

—Nakapagtanan, sa kagagawan mo...

—¡Ah!

—At ikaw at ang taksil na monghang nagpahiram ng̃ abito ay kapwa tatanggap ng̃ parusa.

Pagkarinig ni Velia sa sinabi ko'y biglang lumuhod, at

—¡Dios ko!—anya,—ako'y nananalig sa iyo at sinasamba kita ng̃ taos sa puso... Nakaligtas na rin pala si Marcelo... Kung gayo'y hindi nasayang ang aking pinuhunang hirap at pagod, buhay at kapurihan...

—¡Ay, Velia, Velia!—ang pahimutok na nasabi ng̃ Kardenal.

—At sa harap ng̃ gayong tila pagwawalang bahala ni Velia—ang patuloy na ulat ni Sor Madilya,—ay nagulol ang aking galit, kung kaya't siya'y dinaluhong ko, tinampal ko't sinabunutan at ipinagwagwagan ko pa sa lupa...

—¡Sukat na! ¡Sukat na!—ang hadlang ni Nelyanto. —Di ko na ibig na maalaman pa ang iba pang kalupitang ginawa mo sa kanya.

—At... sapagka't ang kanyang mg̃a sigaw at daing ay totoong nakayayamot sa akin—ang patuloy ni Sor Madilya at di rin pansin ang huling sinabi ng̃ Kardenal,—ay pinalagyan ko ng̃ sumpal ang kanyang bibig, ipinagutos kong siya'y hnbdan ng̃ damit, at ipinadala ko sa ilalim ng̃ lupa. ¡Ah, kung siya'y nakita at narinig sana ninyo, mabunying Kardenal, nang mg̃a sandaling yaon! Asa mo'y isang malaking toro kung umang̃al... At sapagka't ayaw tumahimik, ay ipinagapos ko sa isang haliging bató, at saka ko ipinapalong untiunti sa buong magdamag...

—¡Malupit!—ang sigaw ni Nelyantong halos ay mawalat ang dibdib.

—At hindi lamang iyan ang ginawa ko—ani Sor Madilya.—Ang lalong mainam at masarap—anya pa—ay ang ginawa naming pagukit na untiunti sa kanyang mg̃a laman sa pamamagitan ng̃ isang kasangkapang bakal na...

Nagtindig ang Kardenal at ibinuka ang dalawang bisig at tinangkang duhapang̃in ang Superiora, at talaga sanang ito'y sasakalin; ng̃uni't siya'y nakapaghunusdili pa rin.

—Mayroon pa, mahal kóng Kardenal. Sapagka't sa palagay ko'y hindi sapat ang gayong pagpapahirap, ay ipinagutos ko naman sa aking mg̃a kagawad na ipako ang kanyang mg̃a kamay at paa sa haligi at saka ko ipinapalo ng̃ lalo pang malakas...

—¡Oh!—ang himutok ni Nelyanto.

—At siya'y binayaan kong magkagayon sa loob ng̃ tatlong araw, bagama't pasaglitsaglit ko siyang tinitingnan at sa bawa't pagdalaw ko'y pinabibigyan ko ng̃ di kakaunting palo. Nang dumating ang ikaapat na araw, at sapagka't hindi pa nalalagot ang kanyang hining̃a, ay pinakalagan ko siya sa pagkakatali at inalis ko sa pagkakapako sa haligi; ibinigay ko uli ang kanyang mg̃a damit, at siya'y iniwanan namin ng̃ kaunting pagkain. Sapul noon ay hindi ko na siya pinakibalitaan man lamang...

—¡Ah! Kung gayo'y... ¿buhay pa kaya siya?—ang sambot ng̃ Kardenal.

—¿Buhay?... Marahil... Kaipala'y buhay pa ng̃a siya...

—Salamat, maraming salamat, Sor Madilya... Samahan mo lamang ako roon, ng̃ayon din, sa kinalalagyan niya.

Si Sor Madilya'y takangtaka sa gayong biglang-biglang pagbabago ng̃ Kardenal. Hindi niya maubus-isipin kung bakit nagkakagayon si Nelyanto. Upang mapagbigyang loob ang pang̃inoon, ay sinamahan itó sa lugal na pinagiwanan kay Velia.

Bago pa lamang silang sumusung̃aw sa pinto ng̃ piitan, ay lumuluhang tumawag ang Kardenal:

—¡Velia! ¡Velia!...

At nang sila'y nasa sa loob na'y nakimatyag na ilang sandali kung maririnig pa ang daing ng̃ kanyang kapuspalad na bunso; datapwa't wala siyang naulinigan kundi ang matuling agos ng̃ tubig na nagdaraan sa kailaliman ng̃ pook na iyon.

Ang pananglaw na nasa kamay ni Sor Madilya ay inagaw ni Nelyanto at nilibot niyang magisa ang loob ng̃ mahiwagang piitang iyon. At muling tumawag na animo'y nasisiraan ng̃ bait:

—¡Velia, Velia!...

Ang maugong niyang tinig ay umaling̃awng̃aw sa bilangguan.

Mapamayamaya'y huminto sa pagsisiyasat. Isang munting kaluskos ang kanyang narinig. Kinilabutan siyang ilang sandali, at sumasal ang tibok ng̃ kanyang puso. Pinakimatyagan niyang maigi kung saan nanggaling ang kaluskos na iyon. At ilang sandali pa'y mg̃a yabag na ng̃ tao ang kanyang naulinigan.

—¡Kaipala'y siya na!—ang may tuwang nawika sa sarili. At sa laki ng̃ pananabik na mapagsiya kung sino ng̃a yao'y nang̃inig ang mg̃a hita at nanglabo ang mg̃a paning̃in. Sa gitna ng̃ dilim ay nakabanaag siya ng̃ hugis ng̃ isang babaing patung̃o sa kinaro-

roonan niya. Muntik na siyang mapasigaw sa galak dahil sa pagaakalang yaon na't di iba ang kanyang anak. Datapwa't nang mapalapit sa kanya ang anino at nang mapagsiyang hindi si Velia kundi si Sor Madilya ang kanyang nakakasalubong, ay bahagya na lamang nakapagwika:

—At ikaw pala lamang...

—Sa ganyang paraan ay hindi natin makikita ang dalagang pinaghahanap ninyo—ang sagot ng Superiora na tila hindi narinig ang padustang sinabi ng Kardenal.—Napaghahalatang bagungbago kayo sa mga lugal na ito. Walang mabuting gawin kundi ang kayo'y sumunod na lamang ng sumunod sa lahat ng aking paroroonan.

—¡Ah!—ang naihimutok na lamang ni Nelyanto.

—Marahil ay nagkubli si Velia sa isang sulok. Halina kayo't ating paghanapin.

At ang Kardenal nama'y walang pasubaling sumunod sa kanyang kasama

Si Sor Madilya'y naglagos sa isang makipot na daanan at pagkaraan dito'y bumagtas naman sa ilang bakilbakil na lagusan.

Pagdating nila sa isang lugal na makipot at walang kasingdilim, ay ilang sandaling huminto.

Sa mukha ni Sor Madilya'y napalarawan ang malaking pagtataka. Sa lugal na kanilang tinigilan ay nakita niya ang buslo ng pagkain na ipinadala niya kay Velia.

—Hindi kumain ng anoman—ang naisaloob.—¿Saan kaya siya nagsuot?—ang naitanong pa sa sarili.

Nagpatuloy ng pagsisiyasat hanggang sila'y na karating sa maluwang na silid na pinagpahirapan kay Cecilia. At pagdating sa tabi ng balon, ay huminto na namang ilang saglit.

—¿Namatay na kaya siya?—ang puspos ng pangambang naitanong na naman sa sarili.

At sapagka't napuna ni Nelyanto na natitigilan ang kanyang kasama, ay mabalasik na tumanong:

—¿Nahan siya? ¿Saan siya nagtago?

Sa tanong na ito'y walang isinagot si Sor Madilya kundi isang pilit na ngiti, ngiting mandi'y nakatutuya, saka lumapit sa labi ng balon, at pagkatapos na maipako ang tingin sa kailaliman, ay nagturing na parang tigib ang puso ng malaking kasyahang-loob:

—Ang inyong dalaga ay nagtalon po sa balong ito.

—¿Nagtalon?... ¿Sino ang maysabi?... ¿Bakit?... ¿Di yata't nagpatibulid sa balong ito?—ang sa pagkabigla't malaking sakit ng loob ay putulputol na nasabi ni Nelyantong mistulang nababaliw—¡Ay, Velia!... ¡Kulang-palad na anak ko!... ¡Ako ang maysala ng iyong pagkapahamak!... ¡Ako't dili iba ang pumatay sa iyo!... Marapat sa akin ang sumpa ng Dios... At ikaw, taong halimaw, babaing alibugha—ang buong pagngingitngit na baling sa mongha;—ikaw, malupit sa dilang malupit; ikaw ang dapat ko ngayong lapatan ng aking poot... Ikaw at walang iba ang dapat managot sa akin sa lahat ng nangyari... Marapat ngayon sa iyo ang isang parusang kapantay ng kalupitang ginawa mo sa anak ko... Nararapat namang ikaw ang ihulog ko sa balong ito na pumuti sa buhay ng aking bunsong pinakagigiliw...

At pagkasabi nito'y hinagisan niya ng isang masungit na tingin ang mongha na noo'y pinaguulapan ng mukha at nanginginig ang boses na tumanong:

—Mabunying Kardenal, ¿ano po ang nangyayari sa inyo? ¿Ano po ang inyong sinasabi?

—¿Kung ano ang sinasabi ko?

—Tila po napakalaki ang pagmamahal ninyo sa babaing iyan...

—Nguni't,... ¿hindi mo ba nalalaman na ang dalagang pinatáy mo'y anak ko?

Nang marinig ito ni Sor Madilya'y humalakhak ng ubuslakas.

—¿At may mukha ka pang magtawá?

—¡Ho?... ¿Kayo?... ¿Diyata't kayó ang amá ni Ve-

lia?... ¡Ho? ¡At iniibig pala ninyo ang inyong anak!...
—at tumawa na naman.

—Ako nga ang kanyang amá; at siya'y iniibig ko ng buong puso. Siya ang tanging aliw ng aking kaluluwa sa buhay na ito. Datapwa't ngayong siya'y wala na, ay wala na rin namang kailangan sa akin ang buhay. Ang buhay sa akin ngayon ay wala nang kahalahalaga at isang mabigat na pasanin na lamang ng kaluluwa ko. Poot at paghihiganti ang aking sasagisagin. Magpapakasawa ako sa luha ng sangkatauhan. Magpapaluha ako sa lahat: sa ama, sa ina, sa kapatid, sa anak, sa giliw, sa kaibigan, sa kamaganak... Yamang ipinagkait sa akin ang dalisay na pagibig ng isang anak; yamang ako rin lamang ay pinagmalupitan na ng tadhana, ay marapat namang singilin ko ang aking pagkaduhagi sa pamamagitan ng paghihirap at pagluha at pagkasawi ng aking kapwa. ¡Sumpain ang tao at ang sangkatauhan!... ¡Sumpain ang pagibig ng mga anak, ang pagibig ng mga amá!... ¡Magwagi ang poot at paghihiganti sa ibabaw ng lupa!...

Si Kardenal Nelyanto'y waring nahihibang sa tindi ng kasawiang palad na kanyang tinatawid. Kung magunita niyang sa habang panaho'y hindi na niya makikita ang kanyang anak, ay halos mabaliw; at dahil sa laki ng kanyang pagngingitngit kay Sor Madilya, na gayong nakikita nang siya'y naghihinagpis dahil sa nangyayari sa kanyang bunso'y para pang ikinagagalak ang gayon niyang napagsasapit, ay pikitmata itong dinaluhong at sa isang sandali'y sinakal ng buong pagngangalit, saka pabuntunghiningang sinabi:

—¡Ah!... Sa isang dako'y may matwid ka nga sa ginawa mo, na kitlin ang buhay ng aking minumutyang anak; at may matwid ka rin sa ginawa mong pagpapahirap sa kanya, palibhasa, ako, ako na ama niyang tunay ay siya pang unaunang naglugso ng kanyang puri at nagbulid sa kanya sa bangin ng kasawian... Sa pagkapatay mo sa kanya'y nakatupad ka sa iyong tungkulin, kaya't hindi ka sana

dapat bigyang sala, palibhasa'y akong ama niya'y siya ring nagutos na siya'y patayin... Datapwa't, kailangan ka ring mamatáy... At ako naman ang bahalang hahatol sa aking sarili...

Si Sor Madilya, nang mg̃a sandaling yaon, ay unti-unting nang pinapanawan ng̃ lakas. Ang mg̃a mata'y nakausli at ang dila'y nakalawit, at namumutla na ang mukha. Isang lunod na daing ang maminsan-minsa'y tumatakas sa kanyang dibdib na noo'y pinatatahip ng̃ pusong masasal ang tibok. Isang minuto na lamang sa gayong ayos at di sasalang ang kaluluwa niya'y sumakabilang buhay.

Datapwa't waring ang magandang palad ay siyang nagtatanggol sa kanya. Sa pamamagitan ng̃ kanyang pagpipiglas sa mg̃a kamay ni Nelyanto, siya'y nakahagpos ng̃ kaunti, at sa kanyang kaiigtad ay napalapit siya ng̃ napalapit sa haliging bato na nasa tabi ng̃ balón. Gaanong lakas ang kanyang ginamit upang sa pamamagitan ng̃a ng̃ kanyang pagsikad at pagpipiglas, ay nabuwal tuloy ang naturang haligi, at sapagka't ang malamlam na ilaw na tang̃ing nakaliliwanag sa piitang yao'y nakasabit sa haliging nabuwal, ay namatay ang ilaw at ang dilim ay siyang naghari. Sa pagkabigla ng̃ Kardenal ay nabitiwan si Sor Madilya; sinamantalá naman nito ang gayong pagkakataon at dalidaling lumabas sa piitan at nagkubli sa isang sulok.

Anomang paghanap na ginawa ni Nelyanto sa monghang nakatakas ay wala nang nangyari: anino man nito'y hindi na niya nabanaagan. At sa pang̃ambang baka kung saan pa siya mapasuot, ay nilisan na rin ang madilim na lugal na iyong sa buo niyang paniwala'y siyang sumaksi sa pagkalagot ng̃ hining̃a ng̃ mutya niyang bunso.

Gayon na lamang ang pagpuputok ng̃ kanyang dibdib.

Paglabas sa Klaustro'y lumulan sa kanyang sasakyan at napahatid sa Batikano.

Sapul noon ang kaluluwa ni Kardenal Nelyanto ay naging alipin ng̃ isang kapighatiang walang kawang̃is.



# XII

## BUSABOS NG PALAD

*¡Siya'y ililigtas ko!...*

DI sasalang si Marcelo'y nakalabas ng̃ Roma...

Ganyan ang hakahaka ni Diablo Negro pagkatapos na mahalughog ang buong Siudad at di matagpuan kahi't ang anino ng̃ bilanggong nakatakas sa ospital.

Nang̃ing̃inig sa galit ang buong katawan ni Diablo Negro kailan ma't magunita niyang malamang na mabigo ang kanyang pagasang mahuhuli niya si Marcelo at ito'y madadala niya sa harap ng̃ Kardenal, na kung di buhay ay patay. Yaon yata ang kaunaunahang ikapapahiya niya kay Nelyanto.

—¿Diyata nama't siya'y makalalabas sa Siudad?—ang naitatanong sa sariling mandi'y hindi makapaniwalang ang gayo'y mangyayari.

Datapwa't pagkaraan ng̃ tatlong araw at tatlong gabing paghahanap ng̃ walang anomang nangyayari, ay saka pa lamang untiunting umukilkil sa kanyang loob na talagang si Marcelo'y hindi na madadakip.

Patangpata ang katawan at haponghapo ang isip nang si Diablo Negro'y dumating sa ospital ng̃ Espiritu Santo.

Si Sor Ernesta, dahil sa pagliligtas sa buhay ng̃ kapatid ay nakukulong pa rin sa mg̃a araw na iyon

sa piitan ni Marcelo, at siya'y buong higpit at buong ingat na binabantayan ng̃ mg̃a kawal ni Diablo Negro.

Tang̃ing nakababalisa kay Sor Ernesta ang malaking hang̃ad na mabatid kung ano ang kinasapitan ng̃ kanyang kapatid, na, sa pamamagitan ng̃ kanyang tulong, ng̃ kanyang damit-monghang ipinahiram, ay nakalabas sa nasabing pagamutan at nakatanan sa kamay ng̃ mg̃a malulupit.

At sa gitna ng̃ pagkabalisa ni Sor Ernesta ay napagiisipisip ang ganito:

—Ina ko, ng̃ayon ko nasukat ang kalakhan ng̃ pagkakasalang nagawa ko sa kusang pagpapakulong sa Beaterio at sa pagkakapagsuot ng̃ damit-mongha. Ng̃ayon ko natantong hindi ng̃a pala marapat na ikaw ay lisanin, umalis sa piling mo, at ikaw ay aking pabayaan... ¡Anong laking pagkakamali ang aking nagawa! ¿Gaanong luha kaya, ina ko, ang nalaglag sa mg̃a mata mo dahil sa aking pagkakawalay? .. Ng̃uni't ng̃ayong mailigtas ko na si Marcelo'y inaasahan kong magiginhawahan ka na ng̃ kaunti. ¡Ah! Di sasalang ang kapatid ko'y nakaligtas...

Nasa ganyang ng̃ang pagninilaylinay si Sor Ernesta nang si Diablo Negro'y pumasok sa piitan. Kinilabutan si Sor Ernesta nang makitang nasa harap niya si Diablo Negro. Naalala na naman niya ang mg̃a pahirap na sa kanya'y ginawa ng̃ malupit na iyon nang gabing nagdaan. Sa pagnanasang kahi't sa mukha ni Diablo Negro'y makabalita siya ng̃ tungkol sa kinahinatnan ng̃ kanyang kapatid, ay hindi nang̃iming itinitig na ilang sandali ang kanyang mg̃a matang hilám sa agos ng̃ luha, sa mukha ni Diablo Negrong noo'y nagdidilim sa matinding poot at pagng̃ing̃itng̃it.

—¡Ikaw ang magbabayad!—ang paang̃il na sabi ni Diablo Negro at hinagisan si Sor Ernesta ng̃ isang ting̃ing mabalasik.—Ikaw, babaing pang̃ahas at alibugha, ang mananagot sa lahat ng̃ mg̃a nangyari. Ang pagkapag-

tanan ni Marcelo'y hindi maaaring makaraan ng̃ pagayon lamang...

Hindi ikinalungkot, kundi ikinagalak pa ng̃a ni Sor Ernesta, ang mg̃a ipinahayag na ito ni Diablo Negro, palibhasa'y napagkilalang ang kanyang kapatid ay tiyak nang nakaligtas sa kamay ng̃ mg̃a malulupit at ng̃ mg̃a walang pusong alipin ng̃ Papa. Bagama't talastas niyang siya ang mapagbubuntuhan ng̃ galit ng̃ mg̃a naguusig kay Marcelo, ay itinuturing na ring siya'y mapalad sapagka't ipinalalagay niyang ang ginawa niyang yao'y magbubung̃a ng̃ kaligayahan ng̃ kanyang ina at siya ring naging dahil na pagiging malaya ng̃ kanyang kapatid.

Ipinagutos ni Diablo Negro kay Sor Ernesta na ito'y magbihis. Pagkapagbihis niya'y sinunggaban ni Diablo Negro sa isang bisig at pakaladkad na inilabas sa ospital.

Sa labas ng̃ pagamuta'y isang sasakyan ang nagaantay. Magkapiling na lumuklok sa sasakyang iyon si Diablo Negro at si Sor Ernesta.

Kahi't isang salita'y hindi nagbibitiw si Diablo Negro. Pinagmamalas lamang na mataman ang babaing katabi. Si Sor Ernesta nama'y walang kaimikimik, halos hindi humihing̃a at nakatung̃ong pinakikiramdaman ang mg̃a kilos ng̃ mabang̃is na lalaking kasama niya.

Ang sasakyan ay nagpaligid sa buong Siudad; pagkatapos ay nagdaan sa tapat ng Kapitolio at huminto sa ilalim ng̃ arko ng̃ Koliseo.

Palundag na umibis si Diablo Negro sa sasakyan at pagahasang pinapanaog ang kasamang mongha. Bagama't nagsisikip ang dibdib ni Sor Ernesta sa malaking pagkainis at pagkasuklam sa lalaking kasama, ay hindi rin siya nagpapahalata ng̃ anoman. Munti mang pagtutol o pagsalung̃at sa kalooban ni Diablo Negro ay hindi siya nagpaparamdam, palibhasa'y talastas niyang wala rin lamang mangyayari. Anopa't siya'y

tumalaga at humanda sa lahat ng̃ kasawiang sa kanya'y darating.

Noo'y dalawang oras nang mahigit na ang araw ay nakapagtago sa kalunuran, at ang dilim ng̃ gabi'y nakalaganap sa buong siudad ng̃ Roma.

Nang papasok na lamang si Diablo Negro at si Sor Ernesta sa isang pinto ng̃ buwag na Koliseo, ay isang lalaking tagapagtanod sa mg̃a lugal na iyon ang dahandahang lumapit sa dalawa at sila'y sinino. Ilang salitang mahiwaga ang halos ay pabulong na isinagot ni Diablo Negro sa bantay, at pagkatapos ay pinahintulutan na silang makapasok sa pintuan.

Si Sor Ernesta'y dinala ni Diablo Negro sa ilalim ng̃ isang arkong nasa paanan ng̃ isang hagdang makipot at matarik.

Hindi miminsang nakita na ni Sor Ernesta ang Koliseo, ng̃uni't kailan ma'y hindi siya dinalaw ng̃ pagkatakot na di gaya nang gabing yaon. Sapul na sa pagdating nilang dalawa sa mg̃a lugal na iyon. ay nakaramdam siya sa puso ng̃ isang pagkabalisang walang katulad. Ang mg̃a mumunting kapilya na nang̃akahanay sa ilalim ng̃ mg̃a arko ay mistulang mg̃a kabaong na nababalot ng̃ lambong na itim, kung kanyang pagmasdan nang mg̃a sandaling iyon. Ang kanyang hining̃a ay nang̃ang̃apos at untiunting nanghihina ang buong katawan niya. At nang hindi niya makuro kung ano ang kanyang kahihinatnan, at sapagka't sa pakiwari niya'y lalo siyang mapapahamak kung mananatili sa di pagimik. ay naglakasloob nang tumanong kay Diablo Negro ng̃ malakas at tila walang anomang pang̃imi:

—¿Bakit ninyo ako dinala rito? ¿Ano po ang ibig ninyo sa akin?...

Walang isinagot si Diablo Negro kundi isang malakas na ang̃il na nakayanig halos sa tibagtibag na bato ng̃ Koliseo. saka ipinagtulakan ang mongbang nagtatanong.

Isang daing na may kasunod na buntunghininga ang umalingawngaw sa loob ng parang yungib na iyon, mula sa mga labing nangangatal si Sor Ernesta.

Hindi awa kundi galit ang naghari sa puso ni Diablo Negro sa harap ng gayong kahabaghabag na kalagayan ng dalaga. At upang lalo pang maipakita kaipala ang kanyang kabangisan, ay sinambilat ang kapuspalad na babae at ito'y kipkip sa kilikiling dinala sa ibang lugal na maluwang at lalo pang madilim. Pagdating dito'y walang patumanggang inihagis, na animo'y naghagis lamang ng isang balutan, si Sor Ernesta sa isang dako ng lugal na iyon. At saka sinindihan ang isang pananglaw na daladala niya.

Dahil sa sakit ng loob at hirap ng katawan ay nawalan ng pagkatao si Sor Ernesta. Napangiti pa ng bahagya si Diablo Negro at mandi'y nasiyahan sa kanyang ginawa. At sa sarili'y nawika: "Yamang ako'y nabigo sa pagdakip kay Marcelo at dahil dito'y hindi natupad ang aking ipinangako kay Kardenal Nelyanto, ay marapat na ako'y bumawi sa babaing ito..."

At noon di'y isinagawa ang tangka niyang "pagbawi."

Sa pamamagitan ng dulo ng kanyang balaraw, ay iniwalat muna ang damit ni Sor Ernesta; pagkatapos ay pinatayong pilit at pinadipa sa gitna ng dalawang argolyang bakal at malalaki, at sa bawa't isa nito'y itinali ang kamay; at saka inalis ang lahat ng damit sa katawan, anopa't ginawang hubo't hubad.

Sa harap ng katawang iyon ng dalaga na totoong kayinam ang pagkakahubog; sa harap nga ng katawang iyon na bagama't tumanggap na ng di kakaunting pahirap ay sariwa pa rin at kanaisnais; ay nagsimula ang paglulubay ng loob ni Diablo Negro; nagbawa ang kanyang nais na papagdusahin hanggang sa mamatay ang babaing kaawaawa, subali't

nagibayo ang pagnanasang magwagi ang kanyang mahalay at maruming hangad...

Kahi't nasa gayong anyo at kalagayan si Sor Ernesta—nakalingay ang ulo, pikit ang mga mata, maputla ang mga labi, at bahagya na lamang humihinga,—ay hindi pa rin namamalayan ang nangyayari sa kanya: hindi pa pinagsasaulan.

Pigil sa kanang kamay ni Diablo Negro ang kanyang balaraw na kumikislap. Masaya ang mukhang lumapit sa mongha at ilang sandaling pinagmalas ang kaakitakit na katawan nito, mula sa ulo hanggang paa. Niyari niya sa sariling bago sugatan ang katawan ng babaing iyon ay nararapat na pagsawaan na muna niyang titigan at mapakinabangan hangga't kanyang iibigin; at malakas na nawika ang ganito:

—Sa tuwituwina'y sinusunod ko ng papikitmata ang lahat ng ipinaguutos sa akin ng Kardenal at di ko nililingon minsan man ang luha at ang kasariwaan ng katawan ng mga babaing ipinagkakatiwala sa kamay ko ang pagpaparusa. ¿Nakagawa kaya ako ng mabuti? Kaipala... Subali't ngayon ay may isang tanging dilag na nasa harap ng mga mata ko. ¿Marapat kayang siya'y palibhasain ng patalim ko? Marahil ay ako na rin ang unaunang manghihinayang, sapagka't... ¿Wala baga akong puso, at pusong marunong umibig at magdamdam?... ¿Wala baga akong dugong malinis na dapat mahabag at malunos sa pagdanak ng kapwa dugong dalisay at marangal?... ¿At di ko ba siya maaaring iligtas at tangkilikin pagkatapos, kung talagang gayon ang iibigin ko? At... ¿di ba totoong kanaisnais ang katawang iyan ni Ernesta na mandi'y pinagtipunan na ng lahat ng gandang nakikilala ng tao sa balat ng lupa?...

Nasa ganitong pagbubulaybulay si Diablo Negro nang masok sa kanyang isip na samantalahin na ang mga sandaling yaon sa pagsasagawa ng kanyang mahalay na nais. At sa isang kisapmata'y lumapit sa mongha at marahang binipo ang dibdib nito...

Isang bahagya nang narinig na himutok ang tumakas sa dibdib ni Sor Ernesta, na naging parang pagtutol sa gayong binabantang kapaslangang ibig gawin sa kanya nğ malupit na lalaki. Itinaas ang ulo at idinilat nğ kaunti ang mğa mata. Nang makita niyang siya'y hubu't hubad, nakagapos ang dalawang bisig at nakabilad sa mğa matang makasalanan ni Diablo Negro, ay napabuntunghiningang malalim, buntunghiningang umali ngawngaw sa buong Koliseo. At nagturing nğ buong paghihinagpis:

—¿Ano ang hinahangad mo?... Patayin mo na ako ngayon din... Minamarapat ko pa ang mamatay kaysa magkaroon nğ isang kabuhayang balot nğ madlang kasawian.

Si Diablo Negro na inaali na nğ masidhing pagnanasa ay tumugon nğ malumanay:

—Hindi, hindi ka mamamatay... Kung sa bagay ay nararapat ngang ikaw ay papaghirapin ko nğ walang katulad, nararapat na kitling kong untiunti ang buhay mo sa pamamagitan nğ mğa paraang kakilakilabot, nguni't hindi ko gagawin. ¿Inaakala mo bang napakatigas na ang puso ko upang huwag magdamdam nğ pagkahabag sa isang gaya mo?... Nais kong ipagkaloob sa iyo ang aking buhay. Hindi maaatim nğ aking kalooban na ang isang marilag at kaakitakit na dalagang tulad mo ay makitlan nğ hininga nğ wala sa panahon.

At pagkasabi nito'y ibinaba ang kanyang dalang pananglaw, kinalag sa pagkakagapos ang dalaga at ito'y pinagmasdang matagal, at animo'y nakatutuyang tumanong:

—¿Minamarapat mo na ba, mapanghalinang mongha?—at buong lambing na ito'y hinipo sa maselang bahagi nğ katawan.

—¡Bitiwan mo ako, mapangahas!—ang sigaw ni Sor Ernesta;—patayin mo na muna ako bago...

—¡Oh, hindi!—ang magiliw na sambot ni Diablo Negro—Nararapat kang mabuhay, at mabuhay nğ ukol

sa akin. Ikaw ay iibigin ko... Itatago kita sa mata ng̃ iyong mg̃a kaaway. Ako lamang ang tang̃ing makaaalam ng̃ lugal na pagkukublihan ko sa iyo... Kung kaya't ipagkaloob mo sa akin ang iyong pagibig, bilang kapalit naman ng̃ buhay na ipinagkakaloob ko sa iyo.

Ginamit na ni Sor Ernesta ang lahat ng̃ kanyang lakas upang makailag sa mg̃a kamay ni Diablo Negro, datapwa't walang nangyari; nagapi rin ang kahinaan ng̃ kanyang pagkababae, nanaig din ang kalakasan ng̃ pagkalalaki ng̃ kanyang katunggali...

Saka pa lamang nakaramdam sa puso si Diablo Negro ng̃ tunay na pagkahabag sa dalagang kapuspalad. At sa sarili'y nawika, habang pinagmamalas na maigi ang kaakitakit na katawan ng̃ mongha;

—¡Maganda!... ¡Talagang maganda!... ¡Siya'y ililigtas ko!...

At pagkatapos na maibalot sa katawan ni Sor Ernesta ang gutaygutay na damit nito, ay buong ing̃at na kinandong at inilabas noon din sa Koliseo.

---

## Ang "Lungtiang Yungib"

Sa dakong labas ng̃ isang matanda at lumang simbahang romano, na nakatayo sa pamamagitan ng̃ apat na malalaki at tibagtibag nang mg̃a haliging bato, ay may isang pintuang maliit at makipot, nababalot ng̃ siim at may pintang lungtian. Ang pintuang ito, bagama't mabigat sa malas, ay madaling nabubuksan sa bahagyang tulak.

Ang sino mang mapapasok sa pintuang tinutukoy at upang makarating sa loob ay kinakailang̃ang magdaan muna sa isang lagusang makipot. Sa lugal na ito'y matatagpuan ang isang matandang batang bulag na ang isang paa'y nagagapos ng̃ tanikalang bakal na ang isang dulo 'y nakabaon sa lupa. Ang matan-

dang iyon ang may katungkulang magbukas ng̃ pinto.

Sa pinakaloob ng̃ yung̃ib na yaon ay may isang malaki at maluwang na pasudlong na siyang pinagtatanggapan sa mg̃a "panaunin". Maliwanag ang tanggapang iyon palibhasa'y may dalawang malaking bintanang may hugis buwang gasuklay. At sa nasabing pasudlong ay makakikita ng̃ ilang babaing sadyang doon na nagtitira at may kabuhayang marumi.

Ang yung̃ib na yaon at ang mg̃a tinutukoy na babae ay paraparang nang̃asailalim ng̃ kapangyarihan ng̃ isang bantog na babaing kilala ng̃ madla sa palayaw na "Guersia".

At sa yung̃ib na iyon na tinawag rin namang "Lungtiang Yung̃ib", ay malimit matanghal ang lalong madugong pagsusubukan ng̃ lakas at tapang ng̃ mg̃a salarin; at yaon din ang lugal na pinagtatagpuan ng̃ mg̃a masasamang loob...

Si Guersia, na lumabas-masok sa apatnapung taong gulang, ay isa riyan sa mg̃a babaing nilikha ng̃ Dios na may katang̃itang̃ing anyo at masasabing kaiba sa lahat ng̃ babae sa buong Roma. Munti mang ganda ay walang masisinag sa kanyang katawan, at ang mg̃a kilos, gawa at paguugali ay totoong kalaitlait at dapat kasuklaman.

¿Kung sino at tagasaan ang mg̃a magulang ni Guersia? Walang makasagot ng̃ tiyakan. Sinasabi lamang na sanggol pang maliit at bagong luwal sa liwanag nang siya'y mapulot sa isang lansang̃ang maputik sa labas ng̃ bayan. At lumaki at nagkaisip, di umano, sa gitna ng̃ daan, nabuhay sa awa ng̃ Dios at nahubog ang puso sa maruruming ugali at masasamang gawa. Anopa't nabuhay at lumaki si Guersia sa pamamagitan ng̃ panghihing̃i ng̃ limos sa bahay-bahay, at kung sakali't walang sukat maawang magkaloob sa kanya ng̃ kaunting maipangtatawid-gutom, ay ipinagbibili ang katawan siyang walang kasingpang̃it sa mg̃a mamimiling namihasa sa mg̃a murang pagkain at kagamitan... Batangbata pa, halos bago pa lamang

nagkakalaman ang dibdib, nang siya'y maging ina ng isang sanggol na lalaki. Ang walang malay na sanggol na naging bunga ng kanyang napakaagang pagkakasala, ay kasama ng inunan at ngumangawa pa nang ipi nahagis sa ilog ng Tiber. Sapul noo'y naging tahanan na ni Guersia ang mga taberna at bar, at naging kasamasama siya ng mga magnanakaw, tekas, at mangduduwit, ng mga sugarol at mga mamamatay. Isang araw at sa di maalamang sanhi ay nahatulan siyang mapiit ng may ilang taon sa bilangguan ng Siudad. At nang nasa bilangguan, ay lalong lumala ang kanyang kasamaang budhi-

Dahil sa paninibugho'y ginilitan ng liig ang isang nakaagaw niya sa pagkasi. At natuto pang manghalina sa mga dalagang batangbata. Naging tiktik ng pamahalaan, at sa Siudad na iyong may sarisaring bisyo at sarisaring kapaslanga't katampalasanan, ay natutong pakandili sa isang makapangyarihang haligi ng Simbahan, kung kaya't walang isa mang makapangahas na makapagusig sa kanya.

Ang kakilakilabot na kabantugnn ng Lungtiang Yungib na tahanan ni Guersia, ay laganap na sa buong Roma.

Si Diablo Negro at si Guersia ay dati nang magkakilala, at kung makailan na ring sila'y nagkatulungan sa pagsasagawa ng mga habilin ng Kardenal.

Minarapat ni Diablo Negro na si Sor Ernesta'y sa Yungib ni Guersia dalhin, sapagka't nananalig siyang sukat ang isang habilin niya kay Guersia ng anomang natutungkol kay Sor Ernesta, ay hindi siya dapat manganib ng ano man, sapagka't tutupding walang pasubali noon.

At noon di'y isinagawa ang naisip niyang pakikipagkita kay Guersia. Pagdating niya sa pinto ng Yungib ay kumatog ng ilan. Di gaanong naluwata't siya'y nakarinig sa loob ng ilang yabag ng tao at ng isang tanikalang tila kinakaladkad sa lupa. Maya maya pa'y nabuksan ang pinto at isang ulong kakila-

kilabot ang sumungaw sa labas. Ang mukhang yao'y napagsiya kapagdaka ni Diablo Negro sa pamamagitan ng̃ isang pananglaw na dala ng̃ nagbukas ng̃ pinto. Kung matatakutin si Diablo Negro at di niya dating nakikita ang pagmumukha ni Guersia, ay di sasalang maisasaloob niyang ang ulong sumalubong sa kanya'y hindi sa isang tao kundi sa isang kampon ni Satanas. Ang mg̃a mata'y nakausli at duling. Ang noo'y kulubot at makitid. Nakangiwi ng̃ bahagya ang ilong na ang kulay ay maputlang maitimitim.

Pagkakitang pagkakita ni Guersia kay Diablo Negro, ay halos napalundag sa tuwa at ng̃umiting kasabay ang ganitong bati:

—Maligayang pagdating ang nais kong sumaiyo, mabunying kapitan. ¿Ano kaya ang nakain mo't nasipot ka ng̃ayon dito sa amin? Ang buong akala ko'y may nagawa akong hindi mo minabuti kung kaya't malaon ding ako'y hindi mo nadalaw.

Hindi pinansin ni Diablo Negro ang sinabing ito ni Guersia, ng̃uni't nang makitang siya'y sadyang tatanggaping mabuti sa Yung̃ib na yaon, ay dalidaling nagbalik at lumapit sa sasakyang kanyang inibisan. Sa loob nito'y naroroon si Sor Ernesta. Mapitagang pinapanaog sa sasakyan ang mongha na noo'y bahagya na lamang makahakbang dahil sa malaking panghihina. Pinagtiyagaang inakay ni Diablo Negro hanggang sa pinto ng̃ Yung̃ib, saka nagturing:

—¿Kung gayo'y naiinip ka na pala sa malaong hindi ko pagkadalaw sa iyong mg̃a kalapati? May matwid kang magkagayon, sa isang dako; ng̃uni't ang ipinarito ko ng̃ayon ay dahil sa isang malaking kailang̃an ko sa iyo... ¿Naririnig mo ba? Ikaw ang kailang̃an ko... Talagang ang pagdalaw ko rito'y kung ako'y may kailang̃an lamang... Hala, huwag kang ganyang tila nagulat sa putok; sundin mo lamang lahat ang sasabihin ko ng̃ayon ay papahiran ko ng̃ masarap na mantika ang iyong ng̃uso...

—¡Hum!—ang huni ni Guersia at pinatama ang li-

wanag ng̃ kanyang panang̃law sa mukha ni Sor Ernesta na nakaupo sa isang sulok ng̃ Yung̃ib, at tiningnan ng̃ isang ting̃ing mapagusisa saka tumanong:—¿Saan mo nabingwit ang isdang iyang mukhang bilasa na ng̃ kaunti? ¡Napakalaking bagay mandin ang pasalubong mo sa akin!...

—¡Hoy, Guersiang malabiga! Huwag mo ng̃ang palibhasain ang mg̃a bagay na ari ko. Dapat mong malaman na ako'y hindi hang̃al. ¿Hindi mo ba nalalaman kung saan nanggaling ang kasama ko?... Sa kumbento ng̃ Santa Catalina.

—¡Oh, sa Santa Catalina pala! ¡Maigi!... Alang-alang kay Kristo ay hindi ka mapapahiya... ¿Di kung gayo'y mongha pala ang kasama mo?

Nang mg̃a sandaling yao'y isang malungkot na daing ang narinig sa isang gawi ng̃ Yung̃ib. Parang pinagtiyap ay napaling̃on si Diablo Negro at si Guersia sa lugal na pinagmulan ng̃ daing, at sa buong pagkamangha nila'y kanilang nakitang ang matandang bulag na nakatali sa may pagpasok ng̃ pinto ng̃ Yung̃ib ay nakaluhod ng̃ tuwid na tuwid at matamang pinakikinggan ang salitaan nilang dalawa.

—¿Ano ang nangyayari sa iyo?—ang pagahasang tanong ni Guersia sa matanda at nilapitan ito't dinagukan sa dibdib, kaya't napatihaya tuloy sa isang bunton ng̃ ginikang nasa tabi ng̃ matandang nilapastang̃an.

Si Sor Ernesta, bagama't halos hindi na namamalayan ang mg̃a nangyayari sa kanya nang mg̃a sandaling yaon, pagkarinig ng̃ malumbay at nakalulunos na daing ng̃ matanda ay nagbukas ng̃ mg̃a mata. at nang makita ang malaking kapaslang̃ang g̃inawa ni Guersia ay halos napatili sa laki ng̃ pagkahabag sa matanda.

Ang mukhang kulukulubot ng̃ matandang iyon at ang ayos at anyong nakalulunos, ay lumikha sa puso ni Sor Ernesta ng̃ isang pagkahahabag na walang kawang̃is, at wari bagang nararamdaman din niya ang

lahat ng mga kahirapang dinaranas ng kapuspalad na matanda. Kaya't nang makita ang gayong walang pagumanggang pagdusta't pagapi ni Guersia, ay dinaluhong ang matanda na talagang sasaklolohan sana at pipigilin ang gayon paghamak na ginagawa ni Guersia; datapwa't siya'y hinadlangan nito at ipinagutos na magbalik sa kinaroroonan niya, saka nakangiting tumanong kay Diablo Negro:

—¿At ano ang kailangan mo sa akin, iginagalang kong kapitan?

—Munting bagay lamang, at sasabihin ko sa iyo ngayon din. Inaasahan ko namang ako'y hindi mahihiya. Iyang babaing kasama ko, na dili iba't isang anongha sa Santa Catalina, ay dapat na sanang mamatay sa mga kamay ko, sa utos ng Kardenal; subali't ipinagtatapat ko sa iyong ako'y hindi nagkaroon ng sapat na lakas ng loob na isagawa ang malupit na utos na iyon. Inakala kong ang lalong mabuti'y iligtas ko siya sa poot ni Nelyanto at siya'y tangkilikin ko sa akíng kapakinabangan. Gaya ng namamalas mo'y maganda at kaakitakit ang aking kasama, kung kaya't ang totoo'y iyan lamang ang babaing nakapukaw sa loob ko't nakapagpatibok sa aking puso ng pagibig, sa mga panahong ito. At siya'y dinala ko rito upang maitago sa mata ng lahat, sa pamamagitan ng iyong makabuluhang pagtulong. ¿Minamarapat mo ba?

—¡Mangyari pa!... ¿Hindi mo pa ba naman ako kilala? Maaasahan mong siya'y hindi maaano; ipinangangako ko. At upang masubok mo kung paano ang pagpapahalaga ko sa iyong pagtitiwala sa akin, ay makikita mong siya'y ilalagay ko sa isang silid na sarilingsarili lamang niya, at kung hindi ka pa nasisiyahan sa ganyang binabalak ko, ay palalayasin ko iyang asong iyan—at itinuro ang matandang babaing nakatali sa isang sulok—upang hindi na makapagtatahol... ¿Ano ang sagot mo?...

Tiningnan ni Diablo Negro si Guersia, at ang matadnang bulag na tinukoy at si Sor Ernesta, saka

ngumiting mandi'y itinatanong sa sarili kung magkakatotoo ang sinasabi ng kanyang kaharap.

—¿Ano nga ang sagot mo?—ang muling tanong ni Guersia nang mapansing ayaw magsalita si Diablo Negro;—¿hindi ka ba sangayon sa aking munukala?

—Sinasangayunan ko, bakit hindi. nguni't...

—¿Nguni't ano? ¿At ano pa ba ang ibig mo? Hala, magsalita ka ng maliwanag. ¿Kulang pa ba iyan, para sa mongha mo?

—Hindi, kundi ako'y may naisip na isang bagay tungkol sa iyong "aso", nguni't mamaya ko na sasabihin.

—¿Ano iyon? ¿ano iyon?—ang sunudsunod na usisa ng kausap.—¿Baka iniisip mong palayain ang matandang iyan? Ipinaaalala ko lamang sa iyo ang salitaan natin, na kung di siya mamatay sa ginaw, sa gutom, o sa paghihirap, ay ikaw rin ang uutas ng kanyang buhay: ¿Nalilimutan mo na ba?... Kung sa bagay ay inaakala kong dumating na ang panahon upang isagawa mo ang iyong sinabi. Dapat mong talastasin na ang buwisit na matandang iyan ay totoong nakakagambala lamang dito sa amin... Di na iilan ang nagsasadya rito upang makita lamang ang bulag na iyan, at minsa'y naparito si Kardenal Nelyanto dahil din sa bruhang iyan, at malaong ito'y pinagmasdan at nangingitingiti pa nang umalis...

—Saka na natin pagusapan ang bagay na iyan—ang hadlang ni Diablo Negro—at ang nauukol sa monghang kasama ko ang ating lutasin.

—Halina, halina—ang masayang sagot ni Guersia at nagtuloy sa loob ng Yungib.

Si Diablo Negro'y sumunod kay Guersia at paakay na ipinagsama ang monghang kapuspalad.

*Ako'y nababalisa.*

Bahagya pa lamang nakapagtutuloy ang tatlo sa loob ng̃ Yung̃ib, ang matandang babaing nakatali sa may pagpasok ng̃ pinto ay paluhod at untiunting napaloob at pinakimatyagang maigi ang gagawin ng̃ dalawang bagong dating at ni Guersiang malupit. Datapwa't walasiyang narinig na ano man, at sa malaking pagdaramdam at sakit ng̃ loob, ay kinusot ang mg̃a mata, napadaupkamay at nagbuntunghining̃a ng̃ malalim, saka sumubsub sa bunton ng̃ ginikan, at nanang̃is ng̃ gayon na lamang. Ang kanyang mg̃a himutok at hibik ay magkasamang umaling̃awng̃aw sa loob ng̃ Yung̃ib na yaong nakapang̃ing̃ilabot. Nang maisbanisban ng̃ kaunti ang sama ng̃ kanyang loob ay lumuhod ng̃ tuwid na tuwid, itinaas ang mg̃a kamay at padalang̃ing nagwika ng̃ ganito:

—Pang̃inoon kong Dios, ako'y nananampalataya sa iyong kapangyarihan at katarung̃an, at iginagalang ko ang matataas na hatol ng̃ iyong karunung̃an. Datapwa't kung ang isang nilalang, ang isang alipin mong gaya ko'y pinahihintulutang makadaing ng̃ mg̃a tinatawid niyang kahirapan, ay nasa kong ipahayag ng̃ayon sa iyo, yamang ako rin lamang yata'y pinababayaan mo na. ¡Ay, Dios ko! ¿Hindi mo ba ikinatitigatig ang kahabaghabag na kalagayan ko? ¿Hindi ka ba nahahabag sa aking pagdurusa? Magbuhat nang ako'y di na makakita dahil sa kalupitan ng̃ aking ding kapwa, isa mang patak na luha'y wala nang nalaglag sa mg̃a mata ko. Natuyo nang lahat sa loob ng̃ isang taong ipinagbata ko ng̃ di maulatang hirap. Sinasabing ikinatutuwa mong subukin kung hanggang saan maaaring umabot ang pagtitiis ng̃ iyong mg̃a anak, ¿ng̃uni't bakit mo naman kami hindi bigyan ng̃ sapat na lakas upang magamit sa pagtitiis ng̃ madlang kahirapang ipinanunubok mo? ¿At sino, Dios ko, ang dapat sisihin at sino ang dapat bigyangsala kung sakali't ang isang sinusubok ay kapusin na ng̃ lakas

at makagawa na tuloy o makaisip kaya ng̃ di mabuti?... Patawarin mo ako, Dios ko, kung sakali't ang mg̃a pang̃ung̃usap ko'y nagiging isang paglapastang̃an sa kamahalan mo. Datapwa't labis mo nang alam kung gaano na ang aking ipinaghihirap, at dahil sa paghihirap ay nagmamaliw na tuloy ang aking pananampalataya at nanglalabo ang aking isip. Huwag mo sana akong pabayaan sa mg̃a sandaling ito, Dios ko. Ilawit mo sa akin ang iyong kapangyarihan upang ako'y makapagbata pa ng̃ mg̃a hirap. At kung sadyang minamarapat mong masukat kung hanggang saan aabot ang aking pagtitiis, sa pamamagitan ng̃ mg̃a ganitong pahirap, ay pagkalooban mo ng̃a ako ng̃ kaunti pang lakas upang ako'y makatagal pa sa paglunok ng̃ mg̃a kahirapan. Hindi ako humihing̃ing habag para sa aking katawan na sadyang mamámatáy at magiging alabok, kundi para sa aking kaluluwang buháy sa habang panahon... Marahil ay hindi kaila sa iyong ako'y nagkaroon ng̃ asawa at mg̃a anak, ako'y dating malaya at may maliwanag na ilaw ang aking mg̃a mata; datapwa't ang lahat ng̃ iyan ay nawala sa akin... ¿Aanhin ko pang mabuhay? ¿May kaligayahan pa kaya akong malalasap sa buhay na ito? Wala na, wala na; hangga't lumalawig ang aking buhay ay lalo namang naglulupit sa akin ang palad; hirap at hirap din ang tinatawid ko. Bawiin mo na, Dios ko, ang aking buhay; ng̃uni't iligtas mo lamang ang aking kaluluwa... Kanikanina lamang ay may isang babaing ipinasok dito sa Yung̃ib, na isang bagong sawi na naman kaipala ng̃ mg̃a alagad at kampon mong malulupit at walang puso. Ayon sa pagkamatyag ko'y isang mongha sa beaterio ng̃ Santa Catalina... ¡Oh, ako'y kinakabahan!... ¡Ako'y nababalisa!... Datapwa't, hindi ko inaasahang ang guniguni ko'y pababayaan mong maging isang katotohanan. Hindi ng̃a... Wala na akong lakas upang ipakipaglaban sa anomang bagong dagok ng̃ kahirapang darating pa sa akin... Huwag mo ng̃ang itutulot, Dios ko...

At napahimutok ng̃ malalim at pinahid ang luhang umaagos sa kanyang humpak at kulukulubot nang pisng̃i. At mayamaya'y parang baliw na nagturing:

—¡Dios ko! ¡Dios ko! ¡Pakinggan mo ako, Dios ko! Kung ang ikaluluwalhati ng̃ aking kaluluwa sa kabilang buhay ay kinakailang̃ang ipangtubos sa kaligtasan ng̃ aking anak sa kamay ng̃ mg̃a ganid, ay buong lugod at walang ulikulik na isinasailalim ko ng̃ iyong kapasyahan... ¡Para mo nang habag, Dios ko, iligtas mo lamang ang anak ko!...

Pagkasabi nito'y napalugmok ang matanda sa bunton ng̃ ginikan, at hindi na·nakapagbitiw ng̃ anomang salita.

—

*Halika, sumama ka sa akin...*

Nang si Sor Ernesta'y mapagisa na sa tabi ni Guersia, pagkatapos na maihabilin dito ni Diablo Negro ang lahat ng̃ kailang̃ang gswin, ay nagpatirapa sa harap noon at buong paglulumuhog na nagwika:

—Narinig na po ninyo, hang̃ad niyang ako'y mapasakanya... Mahabag po sana kayo sa isang kapuspalad. Marahil ay alam na ninyong ako'y isang mongha, asawa ng̃ Dios, at kailan ma'y hindi maaari at hindi marapat na mapakinabang̃an pa ng̃ iba...

At sinasabi ito'y nalalaglag ang luha sa mg̃a mata.

—Maganda kong mongha—ang pakli ng̃ pinakikiusapan,—dapat mong alamin na ako'y isang babaing marami nang napagdaanan sa buhay at labis ko nang kilala ang mundo; hahatulan kita ng̃ isang bagay na inaasahan kong makabubuti sa iyo at pakikinabang̃an mo, ng̃uni't bago ko sabihin ang aking hatol ay nais kong malaman mo na sapul nang ikaw ay makita ko'y nagkaroon ako ng̃ malaking lugod sa iyo at hinang̃ad ko na ang iyong ikabubuti. Aywan kung bakit ako nagkaganito, marahil ay sapagka't nabatid kong ikaw ay isang kulangpalad. ¡Oh, kung ako'y makikilala

mo lamang!... Ako'y may isang pusong dakila, mahabagin at marunong makihati sa kapighatian ng kapwa puso... Umasa kang ikaw ay hindi ko pababayaan...

—¡Oh!—ang natutuwang sabi ng mongha—¿Totoo po ba?... ¡Harinawang magkagayon!... At asahan po ninyong kikilanlin kong dakilang utang sa inyo sa habang buhay ko...

—Hindi kailangan, hindi kailangang kilanlin mo pang utang na loob ang gagawin kong kabutihan. Gumagawa ako ng mabuti sa aking kapwa, sapagka't gayon ang ipinaguutos ng Dios, ¿hindi ba?... ¿Ano ang mangyayari sa atin sa buhay na ito kung wala tayong kapwataong marunong mahabag at makiramay sa pagdaralitang ating dinaranas? Ipayapa mo ang iyong loob at magkatiwala ka sa akin. Ikaw ay susuutan ko ng magaganda't mahal na damit, itututuring kitang para kong tunay na anak, at ikaw ay matutulad sa mga babaing naririto na paraparang inaampon ko... Hindi na maaari at hindi na rin marapat na ikaw ay magbalik pa sa Beaterio sapagka't nasa panganib kang masawi sa daan... Kung kaya, mula ngayo'y ariin mo akong ina mong tunay...

—¡Ay, ina ko!—ang naihimutok ni Sor Ernesta.

—¿Wala ka na bang ina? Ako ang magiging pangalawang ina mo... Nguni't kailangang mabatid mo ang isang bagay: ang buhay ay mahalagang di hamak kaysa kamatayan, at dapat mong sikaping ikaw ay mabuhay sa pamamagitan ng isang paraang magaan at kawiliwili. Nararapat na ipayapa mo ang iyong kalooban upang lumawig ang buhay mo. At kung nais mong maging maligaya'y kinakailangang huwag kang magpapapansin: paraanin mo ang lahat ng parang walang anoman.

—¿Ano po ang ibig ninyong sabihin?—ang namamanghang itinanong ng mongha.

—¡Bata ka pa nga!... Talagang ang nga gaya ko lamang na nakatatarok ng mga lihim ng Roma ang tanging makaaalam ng kabuhayang tinatawid ng mga

mongha sa mg̃a beaterio't kumbento, lalunglalo na ang sa Santa Catalina. Ako'y si Guersia at higit kong kilala ang monasteriong pinanggalingan mo kaysa iyong pagkakilala.

Sa ipinahayag na ito ni Guersia'y nagunita ni Sor Ernesta ang mg̃a nangyari sa kanya niyong mg̃a nagdaáng araw, kaya't hindi nakaimik at nagbaba na lamang ng̃ ting̃in...

—Hindi ko ibig na gawin mo pang muli ang mg̃a nagawa mo na—ang patuloy ni Guersia nang makitang si Sor Ernesta'y hindi makaimik.—Dito sa tahanan nating ito'y makatatagpo ka ng̃ mg̃a kaibigang tapat at may magandang loob. Magbuhat ng̃ayo'y hindi ka na magaaksaya ng̃ panahon sa pagdarasal tuwing gabi, hindi ka na magtitiis sa pikitmatang pagsunod sa mg̃a mahihigpit na kautusan sa loob ng̃ monasterio, at mapapahid sa mukha mo ang bahid ng̃ malungkot na kabuhayang tinawid mo noon; sapul sa mg̃a sandaling ito'y magkakaroon ka na ng̃ ganap na kalayaan, makapagaaliw kang hanggang ibig mo, at masasamantala mo ang lahat ng̃ pagkakataong darating sa iyong kabataan... ¿Ano, hindi mo pa ba minamabuting matira ka rito sa akin at magsama tayong parang tunay na magina?

Bagama't hindi maarok ni Sor Ernesta ang lalim ng̃ mg̃a pang̃ung̃usap na binitiwan sa kanya ni Guersia, ay pabigayloob na tumugon:

—¿Ipagtatanggol po ba ninyo ako sa mg̃a kalupita't kahayupan ng̃ mg̃a lalaki?...

—¡Anong tanong iyan!—ang nakang̃iting pakli ng̃ kausap.—Mandi'y hindi mo pa nawawatasang maigi ang ibig kong sabihin. Ang sinasabi ko sa iyo'y ito: ang isang babaing tulad mo ay hindi dapat magwalang bahala sa mg̃a biyayang idinudulot ng̃ pagibig. Itanim mo lamang sa iyong isip ang sinabi kong ito'y makikita mo't mabubuhay kang maligaya at ituturing mo pang ikaw ang mapalad sa lahat ng̃ babae... At mapaiba ako ng̃ tanong: ¿Hindi ba ang kapitang si

Diablo Negro ang nagligtas sa iyo sa kamatayan?

—¡Oh! Para na ninyong habag, huwag na sanang banggitin pa sa akin ang taong iyan; ayoko na pong magunita pa, sapagka't ako'y suklam na suklam sa lalaking iyan... ¡Ay! patawarin ninyo ako kung ako ma'y nakapagsasalita ng di ninyo ibig... ¡Oh, ayoko nang magunita pa ang nangyari ...

—Wala kang dapat alalahanin—ang magiliw na sagot ni Guersia;—nguni't dapat mong malaman na hindi ko inilalawit ang aking pagkandili sa isang di marunong sumunod sa kalooban ko... Nababatid kong ikaw ay may pusong maramdamin; subali't kinakailangang ikaw ay sumailalim ng aking kapangyarihan...

—Isinasamo ko po sa inyo—ang lumuluhang itinugon ni Sor Ernesta,—ako sana'y kandilihin. Ipagtanggol ninyo ako sa lalaking iyan at asahang susundin ko ang lahat ng inyong iuutos sa akin. Makalilibong hangad kong mamatay na muna bago mapasakanyang kapangyarihan!...

—¡Ah! Mali iyang iniisip mo. ¿Ano't bahangarin mong mamatay?... Ang kapitan ay magbabalik hindi upang ikaw ay pahirapan kundi upang patunayan sa iyong siya'y isang tapat na tagapagsanggalang mong maaasahan sa habang buhay. Itiwala mo nga ang loob mo sa akin, at asahan mong hindi ka mapapalungi; tatalimahin mo sana lamang lahat ang aking ipaguutos...

Untiunting natatangay ang kalooban ni Sor Ernesta ng mga pangungusap ni Guersiang puspos ng pagirog at balót ng matatamis na pangako, at ang pagasang talagang siya'y mapapaanyo sa kamay ng babaing iyon, ay dahandahang nanasok sa kaibuturan ng kanyang puso. Sa mukha'y napapalarawan ang bahagyang kasyahang-loob, at nagtuturing:

—Dahil sa inyong kabutiha'y lubos akong nananalig na ako'y hindi mapapanganyaya, at ang kagandahang loob na gagawin ninyo sa aki'y inaasahan kong

pagpapalain naman ng̃ langit. Lubos ng̃a po akong nagtitiwala sa karang̃alan ng̃ inyong puso...

—¡Ah!—ang hadlang ni Guersia at hinagisan ang mongha ng̃ isang tining̃ing balot ng̃ hiwaga at ng̃umiting wari'y nang̃ang̃ahulugang "huli ka na," saka maamong idinugtong ang ganito:—Talagang mapalad ka at sa gitna ng iyong kasawia'y nakasumpong ka ng̃ isang maawaing kamay na sa iyo'y magsasanggalang at kakandili. Magbuhat ng̃ayo'y tatanggapin mo na ang biyayang karapatdapat sa kabaitan mo at sa ginawang pagtatapat sa akin. At mula ng̃ayo'y nararapat namang limutin mo na ikaw ay naging mongha, at nais ko sanang ang mg̃a araw na lumipas ng̃ iyong kabuhayan ay huwag mo nang gunitain kailan man... ¿Ano ba ang pang̃alan mong itinatawag sa iyo ng̃ madla?

—Sor Ernesta...

—¡Ah! kung gayo'y magiging Ernesta kita mula ng̃ayon...

At, laban sa kalooban ng̃ mongha, ay idinildil ni Guersia ang kanyang nakaririmarim na ng̃uso sa bibig na kaiugudlugod ng̃ dalaga, at ito'y hinagkan ng̃ mariin, at puspos ng̃ paggiliw na nagwika:

—Halika, Ernesta; sumama ka sa akin...

---

## *¡Mabuhay!... ¡Mabuhay!...*

Hatinggabing malalim.

Sa isang gawi ng̃ Yung̃ib ay isang kaing̃ayang di mapagwari ang naririnig nang mg̃a sandaling yaon. Sigawang walang patid, mg̃a salitang malalaswa, at maugong na halakhakan. Ang pook na yao'y siyang pinakamalaki't pinakamaluwang na tanggapan ng̃ Lungtiang Yung̃ib. Sa buong paligid ng̃ tanggapang tinutukoy ay nang̃akahanay ang di mabilang na mg̃a bangkong kahoy, at ilang lamparang may malamlam na ilaw ang tang̃ing doo'y nakaliliwanag. Sa gitnang

gitna ay may isang mesang napipintahan ng itim, at sa ibabaw ng mesa ay namamalas ang ilang baso, pinggan at mga kopa ng alak. Sa mga pader ay nakasabit ang ilang kuwadrong kinalalarawanan ng mga lalaki't babaing may mahahalay na ayos at anyo. Makikita rin naman sa mga nasabing kuwadro ang Toro ni Bariha, ang Kabayo ni Semiramis, ang Dama Tessala, ang Gansa ni Leda, ang Baka sa Ehipto, at iba't iba pang larawang nakagigising ng kamunduhan. Naroroon din naman ang ilang babaing tinatawag ni Diablo Negrong "mga kalapati ni Guersia". At sa piling ng mga "kalapati" ay namamalas ang ilang lalaking sa ayos, sa anyo't sa kilos ay nagpapakilalang bihasa na sa mga gayong pook at kabuhayan. Ang mga babaing yaon, bagama't mga batang-bata, ay kinasisinagan sa mukha at sa buong katawan, ng mga bahid ng maruming kabuhayang tinatawid.

Ang mga "dalaga" ng Lungtiang Yungib ay walang tanging hinahangad kundi ang sila'y magkaroon ng isang "kasuyo" lamang sa gabigabi. At samantalang ang iba'y nakikipagsugal sa kanikanilang kasintahan, ang iba nama'y nakikipaginuman ng masasarap na alak; at kung sa dako roo'y may isang magsingibig na naguulayaw ng buong tamis, sa gawi rito nama'y nangalilibang ang ilan sa pagkakantahan ng sarisaring awit na nakapanininindig ng balahibo at nakakikilig ng katawan.

Nasa ganyang kalagayan ang tanggapang tinutukoy nang si Guersia ay walang anomang pahiwatig na pumasok, kaakbay si Sor Ernesta. Ang mongha bagong dating ay ibangiba na ang ayos. Ang dati niyang damit ay nahalinhan ng isang magara at may sarisaring kulay na lubhang nakatatawag sa mata ng madla. Ang kanyang ulo'y nababalot ng isang sutla at kulay bughaw na belo, upang hindi mapansin marahil ang kawalan niya ng buhok.

Dumamdam ng isang malaking pangangapos ng

hininga si Sor Ernesta pagkapasok na pagkapasok niya sa lugal na iyon. At talaga sanang hindi magtutuloy sa loob danga't pinilit ni Guersia.

—Mga kaibigan—ang masayang bati ni Guersia sa kanyang mga dinatnan:—Ikinalulugod kong ipakilala sa inyong lahat ang isang bagong kasama ninyo sa mga kagalakan at pagsasaya. Siya'y bagongbago pa lamang sa kabuhayan nating ito kung kaya't itinatagubilin kong siya sana'y inyong pagparayaan at pairugan ang lahat ng kanyang kakailanganin...

—¡Mabuhay! ¡Mabuhay!—ang malakas na sigawan ng lahat.

Ang isa sa mga "dalagang" naroroon ay maliksing nagtindig at nakatawang lumapit sa "bagong kasama". Ito'y hinawakan sa isang bisig, pinupog ng halik at masayang kinausap:

—Ako'y ibilang mong kaibigan... Siyanga... Ako'y nalulugod sa iyo... ¡Anong ganda mo!... Isang tingin nga... Bigyan mo nga ako ng isa pang halik... ¿Ano ba ang ngalan mo, ha?...

—Ernesta—ang sagot ni Guersia at inilakas ang boses.

—¡Mabuhay si Ernesta!—ang muling sigawan ng lahat.

At ang lahat ay panabay na dumaluhong sa "bagong kasama" at bawa't isa'y nagnasang makahalik at makayakap, at isa't isa'y nagmagandang loob sa pagaanyayang makilahok sa kanikanilang pagkakatuwa.

Datapwa't si Sor Ernesta'y natutubigan. ¿Sinosino ang mga babaing iyon? ¿At sinosino ang mga lalaking yaon na lahat na'y bastos at munti mang pinagaralan yata'y wala?

Si Sor Ernesta'y napapamaang, napapamata na lamang at isa mang salita'y hindi makapagbitiw.

—¿Ano, Ernesta?—ang mairog na tanong ni Guersia—¿Bakit di ka makihalo sa kanilang pagsasaya?

Halika't ikaw ay hahandugan namin ñgayon ñg isang kasayahan.

At ang isa naman sa mña "dalaga" ring naroroon ay lumapit kay Sor Ernesta, umupo sa tabi nito, at waring nagmamayabang na nagturing:

—¿Ano't natitigilan ka? Halika, makihalo ka ñga naman sa amin at iwan mo sa isang sulok ang iyong mña kalungkutan. Magsaya ka't tumawang tulad namin. Samahan mo kami sa pagkanta, makisagot ka sa aming salitaan, uminom ka ñg alak at humitit ka ñg tabako at parisan mo ang lahat ñg aming ginagawa. Ito ang templo ñg kaligayahan at ñg luwalhati. Ang kalumbayan ay hindi naaaring sumilay man lamang sa lugal na ito. Magsaya ka, Ernesta, magsaya ka... ¿Naaalala mo pa ba ang malungkot na tahanang pinanggalingan mo? ¿Mayroon ka bang isang kasuyong naiwan? Huwag kang mahapis: isang daan mang kasuyo ay makatatagpo ka rito. ¿Mayroon ka ba namang mña kapatid na napahiwalay sa iyo? Walang kailañgan: kami'y mña kapatid mo ring dapat ituring. ¿Buhay pa ba ang ina mo at ikinalulungkot mo ang inyong pagkakalayo? Huwag kang, malumbay: si Guersia'y makatitingin sa iyong tulad ó higit pa marahil sa tunay na ina. At upang malaman mo'y magiisang taon na ñgayong ako'y nagtanan sa bahay ñg aking mña magulang at ako'y sumama sa isang lalaking kaunaunahang bumihag ñg aking puso. Ang paghihinagpis ñg aking ama at ang mña luha ñg aking ina at ang panambitan ñg aking mña kapatid ay hindi ko pinakinggan, mapasapiling lamang ako ñg lalaking aking pinakaiibig... Subali't hindi gaanong naluwatan, sapagka't nang makita kong kami'y hindi maaaring mabuhay ñg masagana, palibhasa'y kapos at kapos ang kanyang kinikita, ay iniwan ko siya ñg walang paalam, at ako'y humanap ñg iba, at... nakakita naman ako agad!... Ñguni't nang ako'y magsawa na sa pangalawa'y humanap ako ñg pangatlo, at nang kami'y hindi magkasundo ay iniwan ko rin siya at sa kabutihang

palad ay natagpuan ko ang marikit at masayang tahanang ito ni Guersia. At ¿alam mo?... Magmula nang ako'y kandilihin ni Guersia ay lubos akong nasiyahan; ang kaligayahang pinaghahanap ko'y nasumpuñgan ko rin... ¡Mabuhay si Guersia!...

—¡Mabuhay!—ang sagot ñg lahat.

—¡Oh, iyang mña sinasabi mo'y pandak na pandak sa harap ñg mña nangyari sa akin!—ang sabad ñg isa ring babae na ayaw manding mahapayang gatang.—Hindi lamang ang aking asawa ang iniwan ko—anya at sinundan ñg pagbubuga ñg asó—kundi pati pa ñg aking dalawang anak na maliliit. Talagang ako'y hindi maaaring magtiis ñg isang kabuhayang gipit at salat sa lahat ñg bagay. Kung kaya't,.. huwag na ako ang magsalita; sabihin mo, Marcos—ang baling sa kanyang katabi:—¿Di ba ako ñgayo'y maligaya sa piling mo, dahil din sa bahay na ito ñg ating butihing Guersia?...

—¡Mabuhay si Guersia!—ang muling hiyawan ñg lahat.

—¿At ako?—ang katlo naman ñg isa—¿Di ba alam na ninyong lahat na pinabayaan ko ang aking ina dahil din sa walang katulad na kaligayahan sa buhay, na nalalasap sa pugad na ito?

—!Ako rin!...

—¡Ako man!...

—¡At lalo na ako!—anang isa pa na pinilit na mamaibabaw sa lahat ang kanyang mataginting na boses. —¡Ah! ako'y naririto sapagka't gusto ko... Ako'y walang iniwang ina, ni kapatid, ni isa mang kasintahan... Ako'y naparito dahil sa alak... ¡Mabuhay ang alak!.. ¡At mabuhay si Guersia!...

—¡Mabuhay!...

—At ako'y walang isa mang iniibig—idinugtong pa.

—¡Sinuñgaling!—ang sambot ñg isang lalaking mapulangmapula ang mukha at susuraysuray dahil sa malabis na pagkalasing.—Hindi totoo ang sinasabi mo. ¿Wala ka yata ani mong iniibig?...

—Totoo... Isa ma'y wala akong iniibig, nguni't... ako'y umiibig sa lahat... At ikaw ay iniibig ko kung may pilak lamang na ipinangbabayad... ¿Ano, Ernesta, hindi ba ganyan ang mabuting kabuhayan?... ¿Di ba ganyan ang tunay na pagibig?...

Si Sor Ernesta ay tulig na tulig. Kailan man sa tanang buhay niya'y hindi siya napapasuot sa gayong walang kawangis na kaingayan, sa gayong kaguluhang walang katulad.

—Magkantahan tayo—ang himok ng isa pang "dalaga."

—¡Tayo'y magkantahan! ¡Tayo'y magkantahan!—ang masiglang sagot ng lahat.

At isang awit na walang puno't dulo, sagana sa mga salitang malalaswa, ang umugong sa lugal na iyon; at sigawa't lundagan ang isinasaliw sa awit na yaong lalong nakapagdulot ng kalumbayan sa puso ni Sor Ernesta...

Si Guersia'y nakaupo sa piling ng "bagong kasama," at ito'y matamang hinihimok na makihalo sa gayong pagkakatuwa. Ang mga "dalaga" at mga "bagongtaong" nangaroroon ay halihalili ng paglapit kay Guersia sa pagaalay rito ng maligayang bati dahil sa pagkakaroon ng isang bagong "anak" na batang-bata at maganda.

Ilang oras ding si Sor Ernesta ay napilitang mamalagi sa lugal na yaon at nagtiis ng gayong pagkakatuwang walang tuto, bago siya ipinagsama ni Guersia sa loob ng isang silid na mapagpapahingalayan. Ang mongha, sa harap ng gayong di mapagwaring mga bagay at pangyayari, ay hindi nagsalita ng anoman. Bagama't totoong ligalig ang kanyang loob ay hindi siya nagpapahalata. ¿Ano kaya ang kanyang kasasapitan?... Ang larawan ng kanyang kapatid na Marcelo, ang kalagayan ni Velia na iniwan niya sa Santa Catalina, at ang di matahong kinahanggahan ng kanyang ina, ay siyang sa mga sandaling yao'y nakapupuno sa kanyang pagiisip. Maminsanminsa'y na

gugunita rin naman niya si Diablo Negro na parang nasa kanyang harap at nagpipilit na tanggapin niya ang pagibig na sa kanya'y iniluluhog. Makailang tinangka niyang makatkat sa kanyang gunita ang malupit at kakilakilabot na pangalan ng lalaking yaon, nguni't ang lakas ng guniguni ay laging nakapamamaibabaw sa lakas ng kanyang kalooban. Kung sa bagay ay pinangakuan siya ni Guersia na siya'y kakandilihin at ipagtatanggol nito sa lahat ng kanyang ikapapahamak, nguni't matay niyang isipin at isang guni sa kanyang sarili ay hindi siya dapat magtiwala sa mga pangako noon: isa ma'y hindi matutupad, palibhasa'y parang nakikita pa niya ang kabangisang ginawi ni Guersia sa matandang bulag na nakagapos ang isang isang paa sa pagpasok ng pinto ng Yungib...

—

*Iligtas ka nawa ng Dios...*

Ang silid na kinaroroonan ni Sor Ernesta ay bahagya na lamang pasukin ng liwanag.

Nang mga sandaling yao'y bago pa lamang naiidlip ang kulangpalad na mongha. Walang anoano'y idinilat ang mga mata dahil sa pagkarinig ng isang kaluskos sa may gawing pinto ng silid. Itinaas ang ulo at pinakimatyagang maigi kung ano at saan nagmumula ang kaluskos na yaon. Datapwa't dahil sa kadilimang naghahari'y hindi niya mapagsiyang mabuti ang mga bagay na nasa kanyang paligid.

Makasandali pa'y nakarinig na siya ng garalgal ng isang tanikalang hinihila at kinakaladkad sa lupa. At sa malaking pagkatakot ay hindi siya nangahas na magtaas ng ulo upang alamin kung ano yaon. Ipinikit ang mga mata't isinubsob ang mukha sa higan.

Kinabukasan, at sa bisa ng mga unang liwayway na naglalagos sa kanyang silid, ay naalaman ni Sor Ernesta na ang may hila pala ng tanikala ay ang ma-

tandang bulag. Siya'y dumamdam ng̃ isang kagalakang di maaaring isaysay palibhasa'y inaakala niyang silang dalawa ng̃ matanda na kapwa kapuspalad, ay di sasalang magkakahing̃ahan ng̃ kanikanilang mg̃a tinatawid na kahirapan at mg̃a tinitiis na pagkasawi. Isinaloob pa rin niyang marahil ay matutulung̃an siya ng̃ matandang iyon upang siya'y makalaya at makahagpos sa kamay ng̃ mg̃a malulupit.

—¿Bakit po kayo naririto, butihing matanda?— ang mairog na usisa niya sa bulag.

Ang matanda'y hindi sumagot. Hinawakan ang isang dulo ng̃ tanikalang hilahila, at paapuhap na lumapit sa hihigan ni Sor Ernesta. Sa tabi nito'y mahabang sandaling hindi kumibo at di nagsalita ng̃ anoman.

Sa pamamagitan ng̃ malamlam na sinag ng̃ araw ay napagmasdang maigi ni Sor Ernesta ang mukha ng̃ matandang katabi niya. Nakita niyang ang dalawang mata nito'y kapwa nanglalalim at sa gawing loob ng̃ talukap ay nasisilip ang isang batik na pula. Ang mg̃a pilikmata'y palaging basa dahil sa agos ng̃ luhang di maampat ang pagbukal. Kulukulubot na ang mukha at ang buhok ay gulunggulo.

Isang pagkahahabag na walang kawang̃is ang naramdaman ni Sor Ernesta sa kanyang puso sa harap ng̃ gayong kaawaawang anyo at ayos ng̃ matanda. At kung di siya nagpigil ay di sasalang siya'y napahiyaw sa laki ng̃ kanyang pagkalunos. ¿Ano kayang kasaysayan ng̃ pighati ang nakasulat sa mukhang iyon ng̃ kapuspalad?

—Kailan ma'y huwag mo akong tataguriang ng̃ "butihin"—ang kapagkuwa'y pasamong sinabi ng̃ matanda na nang̃ing̃inig ang boses;—pasasakitan lamang akong mabuti ni Guersia kapag narinig o nalaman niyang ako'y tinatawag mo ng̃ ganyan. Pang̃anlan mo ako ng̃ "ang aso," sapagka't ganyan kung ako'y palayawan dito nilang lahat.

—¡Ang aso!...

Yaon ang kaunaunahang pagkarinig ni Sor Ernesta sa tinig ng̃ matanda, at ang tinig na yao'y hindi na bago sa kanyang pangdinig: dati nang tumataginting sa ubod ng̃ kanyang puso...

—¿Bakit po kayo naparito?—ang tanong ni Sor Ernesta.—¿Ano ang inyong ibig?

—¡Oh! patawarin mo ako—ang malumanay na pakli ng̃ matanda.—Ipagpatawad mo sa akin ang pagkapasok ko ng̃ayon dito. Kagabi'y naramdaman kong ikaw ay ipinasok sa Yungib na ito at sa kanilang paguusap ay nakarinig ako ng̃ ilang salitang lubos kong ikinabalisa...

—¿Ano po yaon?—ang agaw ni Sor Ernesta.

—Unauna'y dahil sa sabing ikaw ay nanggaling sa beaterio ng̃ Santa Catalina.

—¿Ay ano po ng̃ayon?

—¡Oh! hindi mo lamang nalalaman kung gaanong hirap ng̃ loob ang pinaglamayan ko kagabi. Sa bahay na ito'y ako lamang kaipala ang tang̃ing nakapagdanas ng̃ di maulatang mg̃a kahirapan, ng̃uni't ang dinamdam ko kagabi'y higit sa lahat ng̃ mg̃a dinanas ko na... Pinagpumilitan kong makarating dito sapagka't ako'y may sasabihin sa iyo at mayroon akong itatanong...

—¿At ano po ang kailang̃an ninyo sa akin?—ang usisa ng̃ mongha na nakaramdan ng̃ tila may sumasakal sa kanyang liig.

Hinawakan ng̃ matanda ang isang kamay ni Sor Ernesta, inilapit sa kanyang bibig at kinintalan ng̃ ilang halik na puspos ng̃ pagirog.

Ang katawan ng̃ dalawa'y kapwa nang̃ing̃inig.

—¿Hindi mo kaya ipagkait sa akin ang munting kaligayahang mapipita ko?—ang pabuntunghining̃ang sinabi ng̃ matanda at hinigpitan ang hawak sa kamay ng̃ mongha.—Pagtapatan mo lamang sana ako—anya pa:—Ako'y may isang anak na babaing malaon nang nagtitira sa Santa Catalina. Pagkarinig kong ikaw ay

galing doon, at kinuha ka, umano, upang iligtas sa isang kamatayan, at inihatid dito...

—¡Dios ko!—ang marahang nawika ni Sor Ernesta.

—Inihatid dito upang kunwa'y kandilihin, ipagtanggol, ñguni't ang totoo'y lalong kapahamakan ang kasasapitan...

—¿Ano ang inyong sabi?—ang sambot ñg mongha.

—Oo, ang lalong kapahamakan—ang ulit ñg matanda.

—¡Dios ko!...

—Subali't iligtas ka nawa ñg Dios...

—¿Sino po kayo?—ang nananabik na siyasat ni Sor Ernesta—¿at bakit kayo naparito?

—Kung nais mong maalaman ay isasaysay ko sa iyo.

## *Busabos ng Pvlad*

Inihilig ñg matanda ang kanyang ulo sa hihigan ni Sor Ernesta, hinigpitan pang lalo ang pigil sa mña kamay nito at saka nagsaysay ñg ganito:

—Kaipala'y isa na ako sa mña babaing mapapalad dito sa mundo noon panahon ñg aking kabataan. Ako'y nakapagasawa sa isang mabait na lalaking umiibig at nagmamahal sa akin ñg buong puso. Sa loob ñg mña unang taong ipinagsama nami'y nagkaroon kami ñg dalawang anak: isang lalaki't isang babae. Ñguni't ¡anong daling lumipas ang mña araw ñg kaligayahan!... Noong lusubin ñg mña taong dayuhan itong Roma, ang aking irog na asawa, palibhasa'y makabayan, ay kabilang sa mña kawal ñg Pamahalaan na nagtanggol sa ating bayan. Sa kakapusang palad ay isa siya sa maraming nasawi, tinamaan ñg punglo sa ibabaw ñg isang kuta ñg Siudad. Dahil sa gayong kasakitsakit at napakaagang pagkaulila ko ay nasira ang aking isip; sa madaling sabi'y naulol ko... Salamat nama't ako'y gumaling; saka ko pa lamang lubos na nasukat

ang aking nakalulunos na kalagayan. Ako nga'y naulila sa mabuting asawa at walang naiwan sa akin kundi ang aking dalawang anak. Subali't nang magdalaga na ang aking bunsong babae at sa dahilang nahikayat ng kanyang kompesor ay nagpilit na magmongha hanggang napasok nga sa beaterio ng Santa Catalina... Wari'y sadyang sinusubok ng Dios kung hanggang saan aabot ang aking pagbabata, sapagka't pagkaraan ng ilang taong pagkaulila ko sa aking anak na dalaga ay ang bagongtao ko naman ang iniwalay sa aking piling... ¡Oh, di ko na sana ibig na magunita pa ang mga araw na lumipas!... May isang taon lamang sapul noon ang nakararaan. Isang araw ay pasugod at halos di makausap na dumating sa bahay ang aking anak na lalaki, at pagkakita sa aki'y niyapos ako ng pagkahigpithigpit at nananangis na nagwika ng ganito: "Inang, inang 'ko, ngayon di'y kailangang lisanin kita. Ako'y pinaguusig ng mga kawal ng Papa, at kapag ako'y nahuli'y ipabibitay akong walang pagsala. Wala akong ibang kaligtasan kundi ang tumakas, lumabas ngayon din dito sa Roma"... Daig pa ang ako'y tinarakan noon sa dibdib ng isang mahayap na patalim. Kasakitsakit man at kahi't labanglaban sa aking loob ang kami'y magkahiwalay ng aking anak, ay minatamis ko na rin ang siya'y lumayo palibhasa'y labis ko ring talos na talagang nasa panganib tuwina ang kanyang buhay kundi niya lilisanin ang Roma. At sa aming paghihiwalay, na lubhang nakalulusaw ng pusong alalahanin, ay pinabaunan ko siya ng isang halik, at halik na siyang kahulihulihan nang naigawad ko sa kanya...

—¿At baki't, namatay na po ba?—ang sambot ng kausap.

—¡Harinawang siya'y buhay pa rin hanggang sa mga sandaling ito! Datapwa't magbuhat noo'y hindi na ako nakatanggap ng anomang balita tungkol sa kanya. Pagkaraan ng ilang linggo na siya'y magtanan, isang gabi'y pinanhik ang bahay namin ng ilang

sundalo nḡ Papa. Ang namiminuno sa mḡa sundalo ay iyang mataas na lalaking nagdala sa iyo rito. Ako'y iginapos at pagahasang dinakip, saka iniharap sa kung kanikaninong hukom. Pinipilit nilang sabihin ko kung saan naroon ang aking anak, gayong hindi ko naman alam kung saan nagtago; at nang isa man sa kanilang inuusisa'y hindi nagkamit nḡ maliwanag nḡ kasagutan ay ako ang pinagpihitan, sa akin ibinunto ang kanilang poot at paghihiganti, at ako'y pinaratanḡang ina nḡ isang erehe, manghihimagsik, mamamatay, at sa wakas ay hinatulan akong magdusa: ako'y inihatid dito sa Lungtiang Yunḡib, at ipinailalim sa kabanḡisang walang katulad ni sa lalong malulupit na hayop niyang si Guersiang nanḡanḡako sa iyo nḡ kung ano-anong kabutihan...

—¿Diyata?—ang bahagya nang naibulong ni Sor Ernesta sa laki nḡ pagkapamaang sa mḡa inuulat nḡ matanda. At ibigin man niyang magsalita ay hindi mangyari palibhasa'y nauumid ang kanyang dila at parang nasususian ang kanyang mḡa labi habang naririnig ang gayong nakapanḡinḡilabot na pagsasalaysay nḡ kapuspalad na bulag. Napaiyak na lamang, at niyapos at hinagkan ang matanda sa di mailarawang pagdaramdam at pagkahabag.

Ang bulag ay nagpatuloy:

—Hindi maaaring isaysay ko sa iyo ang lahat nḡ mḡa kahirapang dinanas ko sa Yunḡib na ito at ang iba pang pagkaaping aabutin ko sa mḡa araw na hinaharap. Pagkaparito ko na'y iginapos ako ni Guersia sa tabi nḡ pinto sa pamamagitan nḡa nḡ tanikalang bakal at ako ang ginawang bantay nitong Yunḡib. ¡Oh, dito ko nabatid kung gaano kalaki ang kasiraan nḡ Roma!... Lahat nḡ taong naglulumabas-masok dito'y panay na mḡa manglalasing, sugarol, magnanakaw, tekas, at mamamatay.,. At isang araw—¡anong pait gunitain!—upang huwag kong makita kaipala ang mḡa nangyayari rito sa Yunḡib, ay iginapos ako nḡ mahigpit na mahigpit ni Guersia, anopa't munti ma'y hindi ako

nakagalaw, at... sa isang kisapmata'y dinalukit ang mg̃a mata ko sa pamamagitan ng̃ isang kutsilyong matalim at matulis, na di man lamang nagdalang habag munti man sa aking pagdaing at pagmamakaawa... Magbuhat noo'y nawalan ako ng̃ mg̃a paningin... Makailan ding hinang̃ad ko ang mamatay at nang hindi na lumawig ang gayong walang kasing-aba kong kabuhayan. Datapwa't mandi'y minamarapat ng̃ Dios na ako'y magdanas pa ng̃ mg̃a lalong hirap, kung kaya't binayaang ako'y mabuhay pa at pinahintulutang gamutin ng̃ malupit na si Guersia ang aking mg̃a mata sa pamamagitan ng̃ mg̃a butil ng̃ asin na sa arawaraw ay inilalagay sa sugat na nilikha ng̃ kanyang malupit at tampalasang kamay. ¿Bakit ng̃a ba hindi pa ako namatay noon?...

—¡Birheng kabanalbanalan!—ang pahilakbot na nasabi ni Sor Ernesta at niyapos ang matanda at nanang̃is ng̃ gayon na lamang.

—At hindi lamang iyan ang inabot ko—ang patuloy ng̃ matanda.—Sa kalooban ng̃ lang̃it ay gumaling din ang sugat ng̃ aking mg̃a mata; at nang makita ni Guersia na ako'y maaari na namang pakinabang̃an, ay iginapos akong muli sa tabi ng̃ pinto at inatasan na naman akong magbukas at maglapat nito kailan ma't may papasok o lalabas... ¡Ay, Dios ko!... ¿Bakit mo kaya pinababayaan na ang isang anak mo'y pahirapan ng̃ gayon ng̃ kanya ring kapwa?... At ang lalong kasakitsakit, ang lalong kalunuslunos sa aking kabuhayan, ay yaong pangyayaring bawa't isa sa mg̃a nagsisipasok sa Yung̃ib na ito'y naguukol sa akin ng̃ sarisaring pagdusta at paghamak: nariyan ang ako'y luran sa ulo o sa mukha; nariyan ang ako'y sipain o tadyakan, at laitin o tung̃ayawin ng̃ mg̃a salitang ni sa hayop ma'y hindi nababagay. Bihirang gabi ang ako'y nakakatulog ng̃ mahimbing, kadalasa'y idlip lamang ang aking naipapahing̃a, sapagka't karaniwang mangyari na sa kalaliman ng̃ gabi at kung ang lahat ay wala na yatang pagkasiyahan sa kanilang katu-

waan at pagkalasing, ay ako ang napagpipihitan: aabalahin sa aking pananahimik at pagahasang ako'y susunggaban, hahagisan ako ng̃ mg̃a butó ng̃ karne na labi ng̃ kanilang pagkain o bubusan kaya ng̃ tinto sa buhok, kasabay ang ganitong pagtawag na totoong nakapagdurugo ng̃ puso:

—¡Hoy, "áso." hayan ang iyong pagkain!...

— Ay, inang ko!—at niyakap ng̃ mahigpit ni Sor Ernesta ang matandang nang̃ing̃inig sa pagsasalita.

—Mayroon pa... Mayroon pa—ang humihing̃al na dugtong ng̃ bulag.—Subali't... ¡Ay!... Hindi ko na yata maisasaysay...

At hindi na ng̃a naituloy ng̃ kahabaghabag na matanda ang kanyang pagsasalita, sapagka't napahandusay at sumasal na lalo ang paghing̃al.

—Sukat na... Huwag na po ninyong ipagpatuloy... Itahimik na ang inyong kalooban—ang payo ni Sor Ernesta na tigib ang puso ng̃ di matingkalang pagkahabag.

—¡Ay!—ang naihimutok ni Sor Ernesta... At lumuluhang niyakap ng̃ mahigpit ang matanda at pinupog ng̃ halik.

—¿Bakit kaya gayon na lamang ang pagkahabag sa akin ng̃ dalagang ito?—ang sa sarili'y naitanong ng̃ bulag—¿Totoo kaya ang kaba ng̃ aking loob?—aniya pa.

At sa laki ng̃ pananabik na matanto kung totoo ang kanyang sapantaha, ay marahang hinipo sa mukha ang mongha, at waring nahihibang na nagturing:

—Siyang̃a... Ang lalaking iyon, si Diablo Negro, ay nagtangkang iwalat ang aking dibdib, sapagka't pagkatapos maibalita sa akin na nabibilanggo ang aking anak na si Marcelo, balitang sinabayan pa ng̃ pagsasalaysay ng̃ sarisaring kahirapang inabot ng̃ aking anak, ay idinugtong na nalagutan daw ng̃ hining̃a sa gitna ng̃ di masayod na mg̃a pasakit.

At ang matanda'y nanaghoy.

—Subali't, aywan kung ano't hindi ako makapa-

niwala sa balitang iyon—ang sabi pa ng̃ kaawaawang bulag nang maisbanisban ang sakit ng̃ loob.—Isang lihim na tinig ang sa aki'y parang nagsasabing ang anak ko'y buháy, at ang ibinabalita sa akin ng̃ malupit na lalaking yaon ay isang pagpapasakit lamang ng̃ loob sa magulang...

—Opo... ¡Siya'y buháy!—ang pasigaw na sambot ni Sor Ernesta at muling niyakap ang lumuluhang ina.

—¡Ah!... ¿At nalalaman mo ba? ¿Nakikilala mo baga siya?—ang sunudsunod na usisa ng̃ matandang sakbibi ng̃ malaking pananabik.

—Gayon po ang sinabi sa akin ng̃ inyong anak na babae... na nasa Santa Catalina...

—¿At kilala mo rin ba si Ernesta?... Balitaan mo lamang ako ng̃ tungkol sa kanya, utang na loob... ¿Anoano ba ang mg̃a nasabi niya sa iyo hinggil sa akin at kay Marcelo?

Tinangka ni Sor Ernesta ang magsalita ng̃uni't di mangyari. Inilapit niya ang kanyang mukha sa mukha ng̃ matanda at ito'y malaong pinagmasdan, at habang pinagmamalas ay suminsing lalo ang kaba ng̃ dibdib, naghihirap sa paghing̃a, at sa mg̃a mata niya'y di mapigil ang pagdaloy ng̃ mapapait na luha.

—¿Bakit di ka magsalita?—ang tanong ng̃ bulag—¿Ayaw mo bang aliwin ang puso ng̃ isang inang nahahapis?

Hinigpitan pang lalo ni Sor Ernesta ang pagkayapos sa matandang luhaluhaan at muling pinupog ng̃ halik, ng̃uni't ang dila'y para pa ring nagagapos, isang salita ma'y hindi makabigkas.

Datapwa't pagkaraan ng̃ ilang sandali'y bahagya na lamang nakatugon ng̃ ganito:

—¿Ano po ang aking sasabihin, ano po ang dapat kong sabihin, kundi ang tayo'y pinaguusig ng̃ sumpa ng̃ Dios?

—¿Na tayo'y pinaguusig ng̃ sumpa ng̃ Dios?... ¿Ano't nagkakaganyan ka?... ¿Totoo ng̃a kaya ang kaba ng̃ aking loob?... ¡Dios ko!... ¡Dios ko!... Sasabog ang

aking dibdib!,.. ¡Sayang at hindi ako makakita!... ¡Ernesta, Ernesta!... ¿Di nga ba ikaw ang si Ernesta, si Ernestang anak ko? .. Sumagot ka; magsalita ka sana...

—¡Ináng ko!... ¡Ináng ko!... ¿Bakit po kayo nagkaganyan?—ang tanging nasabi ng dalaga na lunod ang puso sa malaking tuwa at ng di masukat na pagkahabag sa matanda nang ito'y mapagsiya nang maigi.—Ináng ako nga po si Ernesta, si Ernestang anak ninyo...

—

*Tayo'y magdahandahan...*

At ang maginang kapwa kapuspalad ay malaong hindi nagkaimikan.

Ang galak na nilid sa kanilang puso ay walang kasinglaki. sa kabila ng dinanas nilang kahirapang walang katulad.

At sa gitna ng gayong pagkapatigagal ng mag-ina, ay ang bulag ang unang nakapagsalita:

—Ernesta, giliw kong anak. Makalilibo pang mabuti ang ako'y namatay nang hindi kita nakita at di ko na nabatid ang ganyang naging palad mo, sana'y malalagot ang aking hininga na taglay ko ang pananalig na ikaw ay tahimik at maligaya sa loob ng beaterio. !Kaawaawang anak ko!... ¿Gaanong hirap pa kaya ang aabutin mo?

Si Ernesta'y napaiyak at nanangis ng nanangis sapul nang makilala ang kanyang ina.

—Ináng ko. ¿bakit po kayo nagkaganyan?—ang sa buong paghihilakbot ay naitanong uli ng mongha.—¿Sino pong walang puso ang gumawa sa inyo ng ganyang katampalasanan? Nais kong malaman ngayon din...

—Tayo'y magdahandahan, Ernesta... Sadyang nawalan na ako ng pananampalataya sa kabutihan ng Dios. Kung sa bagay ay malaon nang nababalitaan

ng̃ Pamahalaan ang Yung̃ib na ito, ng̃uni't hindi nalalaman ang mg̃a nangyayari sa loob ng̃ kanyang makakapal at balot ng̃ hiwagang mg̃a pader. Dapat ko palang ibalita sa iyo na kamakailan lamang ay dinalaw ako rito ni Kardenal Nelyanto. Siya ang may utos ng̃ pagkapiit ko rito...

—¿Si Nelyanto?—ang pamanghang tanong ni Sor Ernesta—¡Sumpain nawa siya ng̃ Dios!...

—¡Isumpa ng̃a sana siya ng̃ Dios!... ¡At maanong tumalab ang sumpa nating dalawa sa kanya!—ang paayong sagot ng̃ bulag.

At pagkaraan ng̃ ilang sandali'y saka pa lamang naisaysay ni Sor Ernesta sa kanyang ina ang maiksi ng̃uni't putos ng̃ pighating pagkakulong ni Velia sa beaterio ng̃ Santa Catalina, ang pagkabalik ni Marcelo sa Roma at ang pagkabilanggo nito sa Batikano, ang di kakaunting hirap na tinawid ni Velia, ang paraang kanyang ginamit upang si Marcelo'y nakatakas sa pagamutan ng̃ Espiritu Santo, ang nangyari sa kanya sa Koliseo at ang sanhi ng̃ pagkahatid sa kanya ni Diablo Negro sa Yung̃ib na yaon,

Sa harap ng̃ gayong pagsasalaysay ni Sor Ernesta, ang matandang bulag at sawingpalad na ina, ay pinagsisikpan ng̃ dibdib at untiunting nakararamdam ng̃ pagkahapo dahil sa malaking pagng̃ing̃itng̃it. Subali't walang anoano'y masaya ang mukhang tumanong sa kanyang anak:

—¿Siyang̃a ba't nakapagtanan si Marcelo sa ospital?

—Opo, inang...

—Loobin nawa ng̃ Dios na siya'y lubusan nang makaligtas at huwag nang muli pang mahulog sa kamay ng̃ mg̃a malulupit...

At niyakap ng̃ mahigpit si Sor Ernesta at punungpuno ng̃ pagirog na ito'y hinagkan sa noo.

—

*Lalaking walang puso*

Mayamaya'y nabuksan ang pinto ng̃ silid na kanilang kinadoroonan, at di naglipatsaglit at pumasok si Guersia na sinusundan ni Diablo Negro.

Gayon na lamang ang pagtataka ni Guersia nang matagpuan niya ang matanda sa silid ni Sor Ernesta. At lalong lumaki ang kanyang panggigilalas nang makita na ang magina'y kapwa luhaluhaan at di nagkikibuan. At sa laki ng̃ poot na biglang nagsiklab sa kanyang dibdib, ay pasigaw na nasabi:

—Pang̃ahas na aso... ¿sino ang nagpasok sa iyo rito?

At sasambilatin sana ang matanda kundi napigil ni Diablo Negro, at mandi'y nagdaiang habag sa anyo't ayos ng̃ magina; saka malumanay na nagwika:

—Huwag ka bang maginit, Guersia. Dapat mong malaman na ang kaawaawang matandang iyan ay nagbata na ng̃ di kakaunting hirap. Ng̃ayon nama'y panahon na ito upang siya'y kahabagan.

Sa malaking pagkamangha ni Guersia sa gayong di niya inaantay na pagsawata ni Diablo Negro, ay pinagpakuan ito ng̃ ting̃in at parang nakatutuyang tumanong:

—Mabunying kapitan, ¿nagbibiro ka ba o ano? Nauulol ka na yata...

—Hindi, bruhang malupit at walang puso; namamali ka sa iyong sapantaha.—At tumatawang idinugtong ang ganito:—Wala kang dapat ikaligalig; saka ko na sasabihin sa iyo ang kadahilaaan; samantala'y huwag mo siyang sasalang̃in.

Isang ting̃ing naghihiwatig ng̃ isang matinding poot na ibig sumambulat, ang tang̃ing isinagot ni Guersia sa huling sinabi ni Diablo Negro, at makasandali'y sinunggaban ang matanda sa isang kamay, at ito'y kinaladkad sa labas ng̃ silid.

Bagama't nagsisikip ang paghing̃a ni Sor Ernesta

sa harap ng gayong mga paaibagong kalupitang ginagawa sa kanyang ina, ay napapatingin na lamang at ibig mang-sumaklolo o pumigil man lamang sa gayong katampalasanan ay hindi maisagawa sa pangambang baka lalong hamakin ang kanyang minumutyang ina. Si Diablo Negro nama'y dahandahang lumapit kay Sor Ernesta at puspos ng paggiliw na nagturing:

—¿Nakita mo na ang naging palad ng ina mo? Matataya mo na kung gaanong hirap ang kanyang tiniis. Datapwa't magbuhat ngayon ay wala na siyang dapat ikatakot at ikaw nama'y makatatahimik na rin. Ang maalab na pagibig ko sa iyo ang siyang magsasanggalang sa kanya. Maniwala ka, Ernesta. Kailanma'y hindi ko mapababayaang magdusa ang ina ng isang gaya mong pinipintuho ko ng labis; lalo't ganyang nakikita ko pa naman ang pagpapahirap sa kanya. Hindi... Hindi ko nga matitiis. Ipinangangako ko sa iyo, Ernesta, na ang giliw mong ina ay hindi na muling maghihirap.

At pagkasabi nito'y nagtangkang hipuin ang mukha ng mabait na mongha, nguni't ito'y lumuluha at nanginginig sa matinding galit na sumagot:

—Lumayo ka, hamak na lalaki; di ko ibig na ikaw ay makita ko sa aking tabi. Ako'y nasusuklam sa iyo...

—¿Bakit naman? ¿Di ba ako ang nagligtas sa buhay mo? ¿Di mo ba naaalala ang ipinangako ko sa iyong ako ang magsasanggalang sa iyong ina? ¿Ano't ganyan ka? Hindi ka pa pala marunong kumilala ng utang na loob...

—Lumayo ka, lalaking walang puso, taong-hayop na nagpahirap sa aking ina, alipin ng Simbahang umusig sa aming magaanak. Ako'y pabayaan mo rito. Kung ibig mo akong patayin ay patayin mo; nguni't huwag mo lamang gahasain ang aking kahinaan... Malupit, sumulong ka't ako'y bayaan mong magisa rito...

—¡Mongha ni Satanas!—ang malakas na pakli ni

Diablo Negro—¿Nalalaman mo ba kung ano ang sinasabi mo?

—Oo, nalalaman ko. Nakikilala kita, kung kaya't hindi ko matatanggap ang iyong pagibig. Wala akong inaantay ngayon sa mga kamay mo kundi ang kamatayan. Ako'y utasin mo na ngayon din, yamang pahihirapan mo rin lamang. Inuulit ko sa iyo: Wala kang maaasahang ano man sa akin. Hangga't ako'y may lakas ay hindi ako susuko, at ako'y may sapat pang lakas hangga ngayon upang lumaban sa iyo...

—¡Palalo!—ang sigaw ni Diablo Negro—¿Iniisip mo ba munang mabuti ang sinasabi mo?

—¡Mangyari pa!... At labis ko pang natatalastas na ikaw ay isang berdugo, isang imbi, isang hamak na tao... At niyari ko na rin sa loob na makalilibo kong iibigin ang mamatay o magdusa kaysa mahulog sa mga kamay mo... Iniisip kong lahat iyan... Ang pagkapoot at pagkasuklam ko sa iyo'y walang katulad...

—¡Babae!... ¡Babae!—ang paangil na sabi ni Diablo Negro.—¿Inaakala mo bang ang kamatayan lamang ang tanging maibibigay ko sa iyo? ¿Nakita mo ba ang iyong ina? Ang ina mo'y nakalasap sa arawaraw ng sarisaring pasakit at kahirapan, tumanggap ng iba't ibang uri ng pahirap... Ngayo'y nararapat na matalastas mo na ang mga kahirapang daranasin mo'y mahigit na di hamak sa mga pinagdaanan ng iyong ina, kailanma't di mo pahahalagahan ang aking paglubog. Magisip kang mabuti at nang di mo datnin ang pagsisisi.

—¡Sumulong ka, sumulong ka, halimaw, malupit!... Matututuhan ko rin ang makilaban sa mga pahirap; at ako na ang kikitil sa aking buhay, kung kakailanganin.

—Huwag ka sanang magmatigas, Ernesta.

—¿Huwag?... Mangyari na ang mangyayari'y hindi ako magbabagong loob. Hala, ngayon di'y nais kong lumabas ka rito sa silid.

—Tingnan natin—ang malamig at nakatawang pakli ni Diablo Negro—Ngayon tayo magkakasubukán...

—Kung sa dahas, ay... walang pangyayarihan...

—Kung gayo'y pahihirapan kitang mabuti. Makikita mo ngayon din ang kakilakilabot na paghihingalo ng matanda, ng iyong ina. ¡Oh! Di sasalang sa paraang ito'y lalambot din ang puso mo. Ang poot at pagkasuklam mo sa aki'y magiging pagibig at pagmamahal. Nakikinikinita ko nang luluhod ka sa harap ko at hihingi ka ng awa. Ang iyong pagmamataas ay lalagpag at ikaw ay mapapatulad sa isang tupang maamo. At kapag hindi nangyari itong mga sinasabi ko ay huwag na akong tawaging si Diablo Negro.

At lumabas sa silid na tumatawang tila nakatutuya, saka nagturing pa ng ganito:

—May panahon ka pang magisipsip hanggang mamayang hatinggabi.

Pagkaalis ni Diablo Negro ay isinumpa ni Sor Ernesta sa kanyang sarili na mamatay na muna siya bago tanggapin ang pagibig ng halimaw na iyon, o palamuyot kaya sa mga paghimok na balot ng hiwaga ni Guersia. Nagbangon sa pagkakahiga, nagtindig, nagbihis at umupo sa isang silya. Ang kanyang kaluluwa'y kalong ng di matingkalang dalamhati, at siya'y nababalisang gayon na lamang tuwing magunita ang kalagayan ng kanyang ina.

—¡Kaawaawang ina ko!—ang naihimutok.—Totoong napakarami na ang hirap na iyong tiniis. Munti mang pasakit ay hindi ka na nararapat tumanggap... Subali't ako'y hindi sasangayon sa kahilingan ni Diablo Negro; nais ko nga muna ang kamatayan bago ako mapariwara... Mamatay na muna tayong dalawa, inang ko, bago muling mahulog sa kanilang kalupitan.

Nang mga sandaling iyon ay siyang pagpasok sa silid ni Guersia at hilahila sa kamay ang kaawaawang bulag; lumapit kay Sor Ernesta at palibak na nagturing:

—Napakatigas ang ulo ng̃ monghang ito. Pinipilit ding siya'y maging mabait at magbanal hangga ng̃ayon, ng̃uni't ¿sa lugal na ito?... Nakapagtataka at nakatatawa. Ang totoo ay may paniwala akong kailanma'y hindi magkakaroon dito sa mundo ng̃ isa man lamang butihing babae. Ernesta... Dapat kang matakot sa magiging bung̃a ng̃ pagkagalit at pagkapahiya ni Diablo Negro. Ipinang̃ako kong ikaw ay aking tatangkilikin kailanma't ikaw ay magiging masunurin sa kalooban ko, at upang makilala ko ang pagkamasunurin mo'y unangunang kailang̃an ang iyong pagpapaunlak sa ninanasa ng̃ kapitan. Hindi mo dapat limutin na utang mo sa kanya ang munting buhay mong nalalabi pa hangga ng̃ayon, kung kaya't nararapat namang siya'y gantihin mo. Kung sa bagay ay hindi naman gaanong malaki ang hinihing̃i niya... Pasalamat ka't siya'y hindi tulad sa iba riyang mapaghanap ng̃ malaking tubo sa munting puhunan. Yamang binigyan ka rin lamang ng̃ panahon hanggang mamayang hatinggabi, ay inihahatol ko sa iyong magisip kang mabuti. Umaasa akong hanggang mamaya ay magpapalit ka na ng̃ paghahaka... Ipinagsama ko tuloy rito itong "aso" sapagka't alam kong siya ang iyong ina. Inihahatol ko ng̃a sa iyong huwag kang manatili sa pagmamatigas, sapagka't ang ina mo rin lamang ang siyang unaunang babagsakan ng̃ higanti ni Diablo Negro kung sakasakali. At sapagka't ikaw ay isang anak na mabait at may loob sa magulang ay inaasahan kong hindi mo babayaang tumanggap na naman ng̃ panibagong mg̃a pahirap ang iyong magulang. ¡Maawa ka ba sa ina mo!... Magisip ka ng̃ang mabuti, Ernesta. Talastasin mong ang pagpayag sa nais ni Diablo Negro ay mang̃ang̃ahulugan sa iyo ng̃ isang kaligayahan at isang katahimikang hindi mo pa nalalasap sa buhay na ito; datapwa't ang iyong pagtanggi ay magbubung̃ang walang pagsala ng̃ mg̃a pahirap na walang katapusan at kakilakilabot. Mahabag ka sa iyong sarili at sa ina mo. Magisip ka

lupitan ang lalaking walang puso. at inulit ang ganitong banta:

—Sa gabi ring ito'y makikita mong mamamatay sa iyong harap ang ina mo. Ako ang uutas ng̃ kanyang buhay; bibiyakin ko ang kanyang dibdib, kukunin ko ang kanyang puso at ihahagis ko sa iyong mukha. ¡Makikita mo ng̃ayon din!...

At patakbong umalis si Diablo Negro.

Hindi napansin ng̃ mongha ang pagkalabas ng̃ berdugo. palibhasa'y gulunggulo ang kanyang isip sapagka't di malaman kung ano ang gagawin upang matauhan ang kanyang kahabaghabag na ina.

Nang makaraan ang ilang sandali't di pa rin pinagsaulan ang matanda, ay nagpaling̃apling̃ap si Sor Ernesta na animo'y humihing̃ing saklolo. Noon pa lamang niya natantong silang dalawa na lamang ng̃ kanyang ina ang tao sa silid.

Sa mg̃a huling sinabi ni Diablo Negro ay wala siyang natandaan kundi yaong: "¡Makikita mo ng̃ayon din."..

Ang matanda'y hindi pa rin humihing̃a.

—¿Patay na kaya?—ang lumuluhang naitanong ni Sor Ernesta sa kanyang sarili.

At sa laot ng̃ gayong pagpipighati ay isang kakilakilabot na isipan ang biglang nilid sa alaala ng̃ mongha, isipang nakapagpalimot na ilang sandali sa kalagayan nilang api at kaabaaba.

¡Isang panukalang kasindaksindak!

Sa loob ng̃ silid ay may dalawang ilawang kapwa may ning̃as. Kinuha ni Sor Ernesta ang isa at nagdudumaling lumabas.

Pagkaraan ng̃ ilang sandali ay pasugod na bumalik, namumutla, humihing̃al, at pinagpupusan ng̃ malamig.

Inilapat na mabuti ang pinto ng̃ silid at sa likod nito'y ibinunton ang lahat ng̃ bagay na nasa loob ng̃

silid na yaon. At mayamaya'y pahilakbot na nagwika:

—Ináng, magkasama tayong mamámatáy...

—

*¡Sunog!.,. ¡Sunog!...*

Nang lisanin ni Diablo Negro ang magina sa loob ng silid ay pinaghanap niyang unanguna si Guersia upang maipagbigayalam dito ang lahat ng tinatangka niyang gawin. Ang dibdib niya noo'y halos sumambulat sa laki ng pagkapoot na naghahari sa kanyang puso.

Ang Lungtiang Yungib ay nahahati sa iba't ibang silid. Ang kinaroroonan ni Sor Ernesta ay siyang pinakasilong ng tahanang iyon. Nang mga sandaling pinaghahanap ni Diablo Negro si Guersia ay nasa itaas ito ng Yungib at kahalubilo ng kanyang mga "kalapati". Ang tanggapan o silid na yao'y may katamtamang laki at nagagayakan ng mga kortinang pula at sarisaring palawit. Sa isang dulo ng tanggapan ay may isang mesang munti at sa ibabaw nito'y nakapatong ang isang lalagyan ng mga bulaklak. Sa tabi nito'y may isang basong basag at sa ibabaw naman ng baso ay nakapatong ang isang munting ilawan na bahagya na lamang nakaliliwanag sa loob ng silid. Sa mga paligid ay may ilang silya, isang hihigan at isa pang mesa.

Si Guersia ay nakaupo sa isang likmuan at siya'y naliligid ng kanyang mga "dalaga." Kasalukuyang binabasa niya ang isang kabanata ng aklat ng "Las Mil y Una Noches," at sa kanyang pagbasa ay nakikinig ng buong taimtim ang lahat ng mga "dalaga" niya.

Gayon ang kanilang pangkaraniwang libangan sa mga oras na wala silang "panauhin."

Pagsungaw na pagsungaw ni Diablo Negro sa pinto ay pinasalubungan siya ng isang maugong na palak

nğa sanang maigi. Mahabag ka sa matanda at sa iyong sarili, at manghinayang ka sa biyaya ng̃ kapalarang lumalapit ng̃ayon sa iyo...

At si Guersia'y lumabas at iniwan ang matandang bulag sa piling ni Ernestang ganap na natutubigan.

—

## *Magkasama tayong mamamatay..*

Pagkaraan ng̃ ilang sandaling napagiwan ang mag-ina sa loob ng̃ silid, ay niyakap ni Sor Ernesta ang matanda at ito'y kinintalan sa noo ng̃ abutabot na halik.

Nais magsalita ni Sor Ernesta, ng̃uni't di itulot ng̃ kanyang mg̃a labi. Ang kanyang kaluluwa'y nalulunod sa kalawakan ng̃ isang pagkahapis na walang katulad.

Sa wakas ay ang matanda ang unang nakapang̃usap:

—Ernesta, ¿bakit baga kaya ganito na lamang ang pagmamalupit sa atin ng̃ palad? Ang ama mo'y namatay sa tama ng̃ isang punglo ng̃ kaaway na naglagos sa dibdib; ang kapatid mong lalaki ay hindi pa natin malaman kung saan napahantong; ang ina mo'y narito't hindi na kaila sa iyo ang kinasapitan; at ikaw, kulangpalad na bunso, ay pinaguusig naman ng̃ kalupitan ng̃ mg̃a tao... Talastas mo nang ako ang iyong ina, ang ina mong nagmamahal sa iyo ng̃ walang kawang̃is; ako'y nalalaang mamatay maligtas ka lamang sa kuko ng̃ mg̃a ganid na naririto. Kailang̃ang ikaw ay makalabas sa Yung̃ib na ito. Subali't hangga ng̃ayo'y wala pa akong nakikitang paraan upang maisagawa ang aking mg̃a balak. Kung tunay mang ikaw ay naligtas sa isang kamatayang walang kasinglupit, ay hindi dahil sa pagkahabag sa iyo, at lalong hindi sa kagandahang-loob ng̃ sa iyo'y nagligtas. Ang iyong mapanghalinang dilag at kalugudlugod na kagandahan ang siyang umakit diyan sa halimaw na lalaking iyan upang ikaw ay huwag utasin, dalhin dito at

nang mapagpasasaan niya pagkatapos... At kung ikaw ngã'y pagsawaan na ay pababayaan kang makahalubilo ng̃ mg̃a kasuklamsuklam na babaing naririto na pawang katulong at kasangkapan ng̃ Guersiang iyan sa maruming paghahanap at sa paglasap ng̃ isang kabuhayang karumaldumal...

—Huwag ninyo akong alalahanin, inang ko. Ako po'y nahahanda sa lahat ng̃ pangyayari. Yamang ang tadhana'y nagpapakalupitlupit sa akin, ay magpapakatibay naman ako hanggang sa huli. Tatanggapin at titiisin ko ang lahat ng̃ pahirap ng̃ buong hinahon; datapwa't pagpipilitan ko munang kayo'y maligtas, inang ko...

—¿Iligtas ako?—ang pasigaw na tanong ng̃ matanda.—¿At sa paanong paraan? ¿Nais mo bang ipangtubos ang iyong puri sa aking buhay?... Kailanma'y hindi ko matatanggap ang gayon. ¿At aanhin ko pa ang buhay?... Huwag, Ernesta, huwag sana, anak ko. Dapat kong ipagtapat sa iyo, Ernesta, na ako'y wala na lamang hinahang̃ad at inaantay ng̃ayon kundi ang kamatayan... Ang totoo'y nararamdaman kong ako'y mamamatay na. Arawaraw ay palubha ng̃ palubha ang panghihina ng̃ aking katawan.

Si Ernesta'y napahagulgol ng̃ iyak sa harap ng̃ gayong mg̃a pagtatapat ng̃ ina.

—Magsabi ka, anak ko, kung nararapat pang ako'y mabuhay ng̃ matagal—ang dugtong ng̃ matanda.

—¡Inang ko!—ang pakli ni Ernesta na nagkakabuhulbuhol ang paghing̃a.—Huwag po kayong magakala ng̃ ganyan. Huwag sana ninyong pasakitan ang inyong anak na nagdurusa ng̃ labis. Huwag po ninyo akong sisihin, ina ko. Hangga ng̃ayo'y malinis pa rin ang aking kalooban, bagama't sa loob ng̃ monasteriong aking pinanggaling̃a'y...

—¿At bakit?—ang sambot ng̃ matanda—¿Sa loob baga ng̃ beaterio'y pinagusig ka ring ng̃ kasamang palad?

—¡Ay, inang ko!—ang naihimutok ni Sor Ernesta nang masalang na panibago ang malubhang sugat nḡ kanyang puso.—Saka na po nating pagusapan ang bagay na iyan.

At sa matinding dagok nḡ kapighatian ay kapwa hindi nakapagsalita ang dalawa.

Kinagabihan ay biglangbiglang sumipot si Diablo Negro sa silid nḡ maginang kapuspalad. Lumapit si Diablo Negro sa mongha at ito'y kinalabit sa balikat, saka nagwika:

—Magandang dalaga, ibinabalita ko sa iyong nililimot ko nang lahat ang mḡa isinagot mo sa akin kaninang umaga, nililimot ko sapagka't totoong walang kasinglaki ang pagsinta ko sa iyo. ¿Pinagsisisihan mo na ba ang mḡa inasal mo kanina? Inaasahan kong ikaw ay nakapagbagong loob na. ¿Kumusta ka?...

Nang makita ni Sor Ernesta si Diablo Negro ay nawalan nḡ loob: nanḡinig ang buong katawan at niyakap nḡ mahigpit ang kanyang ina na nang mḡa sandaling iyo'y nakasubsob naman ang ulo sa kanyang mḡa tuhod.

Si Diablo Negro'y muling nagsalita:

—¿Ano nḡa ang nasasaloob mo nḡayon? ¿Bakit hindi ka magsalita?...

Ang dalaga'y napilitang magtaas nḡ mukha. Isang tinḡing nagaalab sa matinding poot at pagkasuklam ang inihagis sa lalaking kaharap, kaya't ito'y napilitang umurong nḡ ilang hakbang.

—¿Hindi ka pa rin ba nagbabago?—ang pagalit na tanong sa mongha—¿Patuloy pa rin ba ang katigasan nḡ iyong ulo?

—¿At hindi mo pa ba nalalaman, hamak na lalaki?—ang malakas na sagot ni Ernesta sa laki nḡ pagnḡinḡitnḡit.—¿Kailanḡan pa bang ulitulitin sa iyong ikaw ay kinasusuklaman ko, at hindi ko matatanggap kailanman ang pagsintang iyong iginigiit? ¿Ano pa ang inaantay mo sa akin nḡayon?

—Napagkikilalang hindi mo pa nawawatasan ang iyong sinasabi—ang nakatawang sagot ni Diablo Negro—At tila hinahamon mo pa ako...

—Ako'y hindi naghahamon—ani Ernesta;—nais ko lamang na kami'y bayaan mo nang matahimik. Igalang mo sana ang kahinaan ng̃ dalawang babaing walang sukat kumandili at magtanggol...

—¿Samakatwid, ay hindi ka rin sumasangayon sa aking hang̃ad?...

—¿Ako?... ¿Sumangayon ako?—ang palibak na tugon ni Ernesta.—¡Napaghahalatang ikaw ay nabubulagan!... Sumulong ka't kami'y bayaan dito: di sasalang inaantay ka na ng̃ iyong pang̃inoon...

—¡Ah, hamak na babae, walang dang̃al!—ang pang̃il na turing ni Diablo Negro na animo'y isang halimaw na dayukdok sa matinding gutom at uhaw sa dugo ng̃ tao:—¡Sukat na!... ¡Sukat na!... ¡Punungpuno na ako!... Ng̃ayon di'y pagbabayaran mo ang lahatlahat ng̃ mg̃a utang mo sa akin. Tingnan ko lamang kung hanggang saan aabot ang iyong pagmamataas...

—¡Dios ko!—ang sa sarili'y naihimutok ng̃ dalaga.

—Isang balaraw ang nararapat tumapos ng̃ iyong buhay...

—Ikaw ang masusunod... Nahahanda ako sa lahat —ang sa buháy na loob ay isinagót ni Sor Ernesta.

Nang marinig ng̃ bulag ang gayong mg̃a nakapang̃ing̃ilabot na banta ni Diablo Negro, ay pinilit na makatayo, kahi't naghihirap na mabuti, at pahiyaw na sinabi sa lalaking malupit:

—Ako na muna ang patayin mo kung ibig mong dumanak ang aming dugo.

Ang poot ni Diablo Negro ay napasalin sa matanda. Sinunggaban ito sa dalawang kamay at ipinagtulakan ng̃ uboslakas sa lupa.

Nawalan ng̃ pagkatao ang kulangpalad na matanda. Ang anak na luhaluhaan ay sumaklolo noon din sa kanyang ina. Samantala'y lalong nagpamalas ng̃ ka-

pakan. Sa mukha ng̃ bagong dating ay nababakas pa ang poot at pagng̃ing̃itng̃it sa maginang nilisan niya sa lupa.

—¿Kumusta, kapitán ang iyong mg̃a lakad?—ang ibinati ni Guersia kay Diablo Negro.

—Maigi... Maigi... At sa gabing ito'y makapapanood kayo ng̃ isang marikit na palabas—ang sagot ni Diablo Negro at sinundan ng̃ isang pilit na ng̃iti. —¡Nais kong maglibang!... ¡Ah, magbabayad siya sa akin!... Kung siya ma'y pinatawad ko sa Koliseo, dito'y hindi na siya makaliligtas. Makikita ninyo kung sino itong si Diablo Negro. ¿Ano, Guersia, tutulung̃an mo ba ako?...

—¿Sa ano?—ang natatakang tanong ng̃ tinukoy.

—¿Sa higanting isasagawa ko?... Nais kong mawala na sa sagutin mo ang mg̃a buwisit na babaing iyan...

—¿At pati ba ng̃ "aso" ay paghihigantihan mo na rin?—ang sambot ni Guersia.

—Oo, silang dalawa. Kailang̃ang masiyahán ang aking matinding galit. ¿Alam mo na ba kung ano ang binabalak kong gawin? Gagapusin natin kapwa, gapos na mahigpit, abutsiko, at pagkatapos ay susulsulan natin ng̃ apoy ang kanilang damit, at untiunti nating papatayin sa paso...

—¡Mainam! ¡Mainam!—ang masayang sigawan ng̃ ilan sa mg̃a "dalaga."

—¡Ganyan ng̃a! ¡Ganyan ng̃a!—ang pakli naman ng̃ iba.

—Hindi ako gaanong sangayon sa panukalang iyan —ang pasubali ni Guersia.—Sa ganang akin ay lalong mabuti ang sila'y ating bitayin, talian sa liig at ibitin ng̃ patiwarik...

—Ang mainam yata'y untiunti nating kayurin ang balat—ang sagot naman ng̃ isa.

—¡Ah, hindi!... Ibig kong sila'y matulad sa litson o sa inihaw na babuy—ang hadlang ni Diablo Negro.

Nang mga sandaling yao'y biglang lumaganap sa lugal na kinaduruonan nila ang isang amoy na lubhang kapunapuna.

—Amoy basahang nasusunog—ang sabi ni Guersia.

At di naglipatsaglit ay nakakita sila ng asap.

—¿Saan nanggagaling ang asóng ito?—ang tanong naman ng iba.

—¡Ah! iyan na ang usok ng mantikang nalulusaw sa taba ng monghang ating lilitsunin—ang pabirong pakli ng isang "kalapati."

—Halina kayo, kung gayon, at isagawa na natin ang pagiihaw—ang yaya ni Diablo Negro.

—¡Halina, halina!—ang sagot ng lahat.

—¡Mabuhay ang litson!—ang hiyaw ni Guersia.

—¡Mabuhay!—ang sigawan ng lahat.

Si Guersia ang nangunguna sa lakad. Ang silid ng magina ang kanilang tutunguhin. Datapwa't pagbubukas na pagbubukas ng pinto ng silid na kinaruruonan nila, ay napaurong silang lahat at halos nagkapanabay na napatili:

—¡Sunog!... ¡Sunog!...

Si Diablo Negro ang unang nangahas na lumabas sa silid. Ang mga sandaling yaong kinasusuungan nila ay totoong kasindaksindak. Ang buong silong ng Yungib ay nalalaganapan na ng mga nagngangalit na dila ng apoy, na untiunting gumagapang sa may gawi ng hagdang malaki ng Yungib na yaon. Si Diablo Negro ay nasindak na rin sa harap ng gayong panganib. Isa ma'y hindi makakilos. Lahat ay natitigilan. Mapamayamaya'y nakarinig sila ng isang ingay na kasindaksindak: ang isa sa mga pader ay gumuho...

—¡Ay, Hesus ko!—ang himutok ni Guersiang sirangsira na ang loob; at dumagok sa dibdib at pinusod ang nakalugay na buhok.—¡Nakukulong tayo ng apoy!... ¡Ay!... ¿Saan tayo lulúsot?... ¡Tulungan ninyo ako!... ¡Daluhan ninyo kami!...

—¡Sunog!... ¡Sunog!...—ang malakas na hiyawan ng mga "kalapati" ni Guersia

—¡Tulungan ninyo ako!... ¡Ako'y daluhan!...—ang ulit ni Guersia.

Samantala'y pinagpupumilitan ni Diablo Negro na makababa sa hagdanan, taglay ang isang malaking patalim, at parang baliw na sumisigaw:

—¡Paraanin ninyo ako!... Nais kong silang dalawa'y mautas na muna bago tayo makulong ng apoy.

Subali't di pa ito natatapos sabihin ay siyang pagguho na naman ng isa pang panig ng pader, pagguhong sinundan ng isang kakilakilabot na ipoipo ng apoy.

—¡Magsilabas kayo!... ¡Magsilabas kayo!—ang malakas na hatol ni Diablo Negro sa kanyang mga kasamahan.—¡Talagang nagaalab na ang buong Yungib!

—¡Daluhan ninyo kami! ¡Kami'y inyong daluhan! ang sigawan ng mga babae.

Nang wala nang malamang gawin si Guersia ay lumuhod ng tuwid na tuwid sa harap ng larawan ng isang birheng maitim, saka nanalangin ng buong pagmamakaawa:

—¡Mahal na Iná ng Dios, iligtas mo kami!... Tulungan mo kaming makalabas sa Yungib na ito...

Ang mga "dalaga" ni Guersia ay tumulad dito at nanalangin din.

—¡Magsilabas kayo!—ang pautos nang sigaw ni Diablo Negro at nagbalik sa kinaruruonan ng mga babae. Hindi na niya nakuhang manaog pa sa hagdan sapagka't ito'y dinidilaan na ng apoy.—¿Wala bang bintana riyan? ¡Magtalon kayo sa bintana!... ¡Ngayon din...! ¡Tayo'y makukulong ng apoy!... ¡Mamamatay tayong lahat kapag hindi tayo nakakita ng malalabasan!...

—¡Ah, taksil!—ang sigaw ni Guersia—Di sasalang ang monghang iyan ang may kagagawan ng sunog na ito. .

—Mahal na Ina ng Awa—ang pahagulgol na sigawan ng mga "dalaga:"—¡iligtas mo kami!...

—Ináng kalinislinisan, kami'y iligtas mo sa kamatayan—ang dalangin naman ng iba.

—Sukat na ang mga dalanging iyan na pulos na kaululan lamang—ang payamot na sabi ni Diablo Negro sa gitna ng gayong pagkatulig at pagkasindak—Magtalon kayo sa bintana... ¡Magtalon kayo ngayon din!... ¡Hala, talon na!...

—¿Paano?... May mga rebas na bakal—ang sagot ni Guersia.

Kailanma'y hindi inakala ni Diablo Negro na magkakaroon ng gayong malaking salabid ang naisip niyang pagdaan sa bintana, kaya't nang marinig ang sagot ni Guersia ay biglang nanglambot. Gayon ma'y tinakbo ang bintana at tiningnan kung paano ang mabuting gawin upang sila'y makalabas: ang mga rehas na yaon ay sakdal ng lalaki at nuno ng tibay... Sinubok din ang kanyang lakas: humawak ng ilan at ubuslakas na binabaluktot, nguni't munti ma'y hindi nagalaw. Sinubukang uli ang kanyang katangitanging lakas, nguni't wala ring nasapit. At nang inaakala niyang wala na sa kanilang mangyayari at walang pagsalang silang lahat ay lalamunin ng apoy, ay nagkunwang hindi naliligalig at nagwika pa ng ganito:

—¡Wala na!... Wala na tayong dapat gawin kundi ang ihabilin natin ang ating mga kaluluwa kay Satanas, sapagka't sa loob ng limang minuto ay magiging abo na tayong lahat...

—¡Birheng Maria, saklolohan mo kami!—ang panangisan ng mga "dalaga"—Santo Domingo, San Felipe, iligtas ninyo kami sa kamatayan...

Nang mga sandaling yao'y nagsisimula nang pumasok ang apoy sa pintuan ng silid na kinaruruonan ng lahat.

Ang init ay gayon na lamang. Sa labas ng silid ay natatanaw ang mga naglalakihang usok at mahahabang dila ng apoy na naglalagablab ng buong ngitngit. Malalakas na putok ng mga kahoy na nag-

lilyab, mg̃a bugong ng̃ pader na gumuguho, dagundong ng̃ mg̃a batong natitibag, ay siyang kaing̃ayang naghahari nang mg̃a sandaling iyon sa loob ng̃ Yung̃ib.

Samantala naman, ang mg̃a babae ay nagpapanang̃isan, sigawang nakalulunos at nakahahabag; mayroong nagwawasak ng̃ damit dahil sa pagkasira ng̃ loob; ang iba nama'y sinasabunutan ang kanilang sariling buhok; mayroong tumatawag sa lahat ng̃ santo sa lang̃it, samantalang ang iba ay patakbong nagyayao't dito sa magkabilang dulo ng̃ silid...

Si Guersia'y patuloy sa kanyang pananalang̃in. Si Diablo Negro'y nagtutung̃ayaw sa Dios, sa Birhen at sa lahat ng̃ santong tinatawagan ng̃ mg̃a babae.

Mayamaya'y isang asóng makapal at maitim ang pumasok sa silid na kinaduruunan nilang lahat. Ang asóng yao'y nakalulunod. Tumindi ng lalo ang init at ang hang̃in ay waring napapaiso.. Ang mg̃a pader ay nang̃ing̃inig. Yaon na marahil ang kakilakilabot na sandali, ang sandaling kahulihulihan ng̃ pagkatapos ng̃ kanilang mg̃a buhay...

Di gaanong nagtagal at sa isang siwang ng̃ silid ay biglang lumusot ang isa pang malaking dila ng̃ apoy na ikinapahiyaw at ganap nang ikinasira ng̃ loob ng̃ mg̃a babae. ¡Dumating na ng̃a ang huling oras nilang lahat! Si Diablo Negro, na nagpipilit na patibayin ang kanyang loob hanggang sa huling sandali, ay tumatawatawa pang nagturing ng̃ ganito

—¡Talagang tapos na ang lahat sa atin! Nararapat nang magpaalaman tayong lahat...

—¡Ah! sumpain na rin nawa sila ng̃ Dios!—ang nagng̃ang̃alit na sigaw ni Guersia.—Makaligtas na makaligtas lamang ako ay magbabayad silang magina sa akin... Santa Maria Magdalena, tulung̃an mo kami, kami'y iligtas mo... ¡Birheng kabanalbanalan!... !Hesus ko!...

—¡Wala na!... ¡Tapos na!—ang pahilakbot na sabi ni Diablo Negro.

—¡Saklolohan kami!...¡Kami'y daluhan!—ang sunud-sunod na pagibik nğ mğa babae.

Ang mğa pader nğ Yuñgib ay gumuho at umilandang ang mğa bato.

Ang apoy nğ nagñgañgalit na sunog ay laganap na sa lahat nğ dako. Mğa daing at panañgis na parang nakukulong ang naririnig sa lahat nğ sulok. Hindnatagala't ang mğa daing at panañgis ay untiunting nanghina hanggang sa di na narinig munti man.

At ang malupit at makapangyarihang apoy ay walang pinatawad isa man sa mğa taong yaon.

—

*Ligtas na po tayo...*

Si Sor Ernesta, gaya nğ mapaghuhulo, ay siyang may kagagawan nğ sunog na yaon.

Sa pamamagitan nğ ilawang may niñgas na kanyang tinaglay nang siya'y lumabas sa silid na kinaroroonan nilang magina, ay sinulsulan nğ apoy ang mğa kortina at iba pang palawit na nasa silong nğ Yuñgib. At pagkatapos ay nagbalik agad sa silid nğ kanyang ina.

Inabutan ni Sor Ernesta ang matanda na nakahandusay at di nagkakamalaytao, dahil sa pagkalunod sa asóng nanasok sa kanilang silid. Pinagpilitan ni Sor Ernestang maibañgon ang kanyang ina hanggang sa mahimasmasan nğ kaunti. Walang anoano'y biglang natibag at gumuho ang pader nğ silid na kinaroroonan nila. Isang hañging malamig ang naglagos sa kanilang silid, at nakapagpaliyab pang lalo sa poot nğ apoy. At dahil sa pagkaguho nğ pader ay nagkaroon nğ paraan ang magina upang makalabas sa Yuñgib.

—¡Ernesta, ako'y naiinis!... ¡Iligtas mo ako, Ernesta! ¿Saan ba tayo naroroon?—ang nakalulunos na daing nğ matanda.

Ang mg̃a pang̃ung̃usap na ito ng̃ ina ay nakabaklang gayon na lamang sa puso ng̃ anak. Ubuslakas na pinasan ni Sor Ernesta ang matanda at buong tapang at kapang̃ahasang binagtas ang guwáng ng̃ pader na gumuho, kahi't na ang mg̃a dila ng̃ apoy ay nakahahadlang sa kanilang pagtakas. Sa kabutihang palad ay nakalabas din sila sa Yung̃ib, na bahagya na lamang nasugatan at napaso.

Ligtas na ang magina sa kapangyarihan ng̃ nagsusung̃it na apoy.

Ang sunog na yao'y nakagulo ng̃ gayon na lamang sa mg̃a tao ng̃ kalapit na pook.

Ilan sa mg̃a lalaking nakatánaw kay Sor Ernesta na nagpipilit ng̃ paglalagos sa gitna ng̃ mga naglalakihang dila ng̃ apoy. ay sumaklolo sa kanya. Gayon na lamang ang pagtataka ng̃ mg̃a lalaking yaon nang makitang sa mg̃a bisig ng̃ mongha ay may isang matandang babaing nakahandusay at di humihing̃a. Nang mg̃a unang sandali'y dinulutan sila ng̃ mg̃a pang̃unang kailang̃an. Datapwa't untiunting naglalayuan ang mg̃a tao hanggang sa silang dalawa na lamang ang napagiwan.

Ang dilim ng̃ gabi'y matuling lumalaganap sa mg̃a lugal na iyon.

Ang matandang bulag ay hindi pa rin natatauhan.

Si Sor Ernesta nama'y bahagya na lamang makakilos.

Mapamayamaya'y idinilat ng̃ matanda ang kanyang mg̃a mata, saka marahang nagwika:

—¡Ernesta!... ¡Ikaw pala!... ¿Saan tayo naroron?...

—Ako ng̃a po, inang... Ligtas na po tayo...

—¿At ang Yung̃ib?... ¿At ang mg̃a malulupit?—ang parang naaalimpung̃atang usisa ng̃ matanda.

Isang ting̃ing naghihiwatig ng̃ kasiyahangloob at pasasalamat ang inihagis ni Sor Ernesta sa Yung̃ib na itinatanong ng̃ kanyang ina, bago sumagot:

—Aywan po ba kung mayroong nakaligtas sa kanila...

—¿Ano ang sinasabi mo, Ernesta?—ang napapamaang na usisa nğ matanda.

—Na di sasalang siiang lahat ay nilamon nğ apoy at samasamang nangaging abó...

—¿Siyanğa ba, anak ko?... ¿Ano ang wika mo?...

Walang naisagot si Sor Ernesta sa huling tanong na ito nğ kanyang ina kundi isang himutok na malalim.

Ilang sandaling ang magina'y hindi nagkaimikan.

Hindi natagala't si Sor Ernesta ay nagtindig at naghimutok. Damdam ba niya'y tadtad nğ mahahapding sugat ang kanyang katawan. Noon lamang niya napagwari ang lubhang kahabaghabag na anyo nilang magina. Ang kanyang ina'y wala nang buhok, ang mukha'y nanğinğitim at kulukulubot. At sa laki nğ kanyang pagkahabag sa kanilang sarili'y muling napahimutok, kasabay ang pagpapako nğ tinğin sa langit, anyong napaaawa at humihinğing saklolo sa mapagpalang ina ni Hesus...

—Inang—ang marahang sabi sa matanda,—subukin po ninyong tumayo at tingnan kung kayo'y maaari pang makalakad.

Ang bulag ay nagpilit na tumayo bagama't naghihirap nğ gayon na lamang.

—Sumunod po kayo sa akin—ang sabi pa ni Sor Ernesta;—aakayin ko kayo.

—¿At saan mo ako dadalhin, anak ko?—ang tanong nğ bulag.

—Kung saan po tayo makarating... Humanap po tayo nğ mğa taong may pagibig sa kapwa... Tayo'y walang damit: humanap po tayo nğ makapagbibigay sa atin. Tayo'y nagugutom: humanap po tayo nğ sa ati'y magpapakain. Tayo'y walang tahanan: humanap po tayo nğ isang lugal na sukat masilunğan. At kailanğan din namang tayo'y humanap nğ gamot na maipanglulunas sa mğa sugat nğ ating katawan...

—Datapwa't, ¿saan natin masusumpunğan ang lahat nğ iyan, anak ko?—ang mabanayad na tanong

ng̃ matandang wari'y wala nang anomang tiwala sa kabutihan ng̃ mg̃a tao.

—Sa kagandahang loob po ng̃ ating kapwa...

—¿Sa panghihingi ng̃ limos?... ¡Ay! mabuti pa'y mamatay na tayo ng̃ gutom... ¿Hindi ba ang mabuti sa ati'y mamatay na?... ¿Aanhin pa nating mabuhay sa mundong ito?—ang pakli ng̃ matandang sadya na ng̃a yatang wala nang katiwatiwala sa kabutihan ng̃ mg̃a tao.

—Hindi po, inang... Huwag po kayong magisip ng ganyan. Nararapat pa po tayong mabuhay. Nais ko pa pong mabuhay dahil sa inyo... At dapat ninyong hang̃aring mabuhay alangalang naman sa akin. Hindi ko po kayo pababayaan kahi't anoman ang mangyari sa ating dalawa. Lubos po kayong makaaasa na ako ang magiging tungkod ng̃ inyong katandaan... Kailang̃an ng̃ang tayo'y mabuhay pa; at nararapat na tayong dalawa'y mabuhay pa ng̃ mahabang panahon upang makita natin si Marcelo...

—¡Ah, si Marcelo!... ¿Makikita pa kaya natin si Marcelo? ¿Kailan ko kaya mayayakap na muli ang kaawaawang anak kong ito?...

—Humingi po tayo ng̃ awa sa Dios...

—¡Oh, Dios!—ang himutok ng̃ matanda.

Muling hinagisan ng̃ ting̃in ni Sor Ernesta ang Yung̃ib na naging abo sa bisa ng̃ kanyang kapang̃ahasan, saka tila nananalang̃ing nagwika:

—¡Salamat sa iyo, oh, makapangyarihang apoy!...

At marahang sinabi sa matanda:

—Halina po kayo, inang...

At dahandahang lumakad ang dalawa.

¿Saan ang kanilang tung̃o?

¿At ano kaya ang kanilang magiging palad?



# XIII

## ANG KAPANGYARIHAN NG PAGIBIG

*Nang pahirapan si Velia*

HINDI kasinungalingan ang mga ipinahayag ni Sor Madilya kay Kardenal Nelyanto tungkol sa naging palad ni Velia.

Sa pagsunod sa tunay na biiin na rin ni Nelyanto, pagkapasok na pagkapasok ni Velia sa loob ng beaterio ng Santa Catalina, ay pinaalisan na ng damit ni Sor Madilya at hubu't hubad na pinahiga sa ibabaw ng isang batong marmol saka untiunting pinahirapan.

Ang pangunang hangad ni Sor Madilya'y ang patayin si Velia ng untiunti, dahandahan...

At alang-alang naman sa taos na pagibig kay Marcelo ay buong pagbabatang tinatanggap at pinagtitiisan ni Velia ang mga pahirap na iyong ginagawa sa kanya ni Sor Madilya.

Nalalaman na niyang si Marcelo'y nakatakas sa ospital kung kaya't ang kanyang paghihirap ay hindi gaanong dinaramdam at buong puso pa ngang tinatanggap, palibhasa'y nananalig siyang hindi nasasayang ang kanyang paghihirap na yaon at pagkapagbili ng kanyang kapurihan, maligtas lamang ang buhay ng kanyang pinakaiibig, na buhay rin ng kan-

yang buhay, si Marcelong kanyang aliw at luwalhati...

Sarisaring pahirap nğa ang sa kanya'y ginawa nğ malupit na si Sor Madilya.

Nang dumating ang pangatlong araw sa gayong anyo, si Velia, na halos ay hindi na humihinğa, at sa pagaalala marahil ni Sor Madilya na malagutan na nğ hininğa ang dalagang pinasasakitan nğ walang patumangga, ay kinalag sa pagkakagapos binigyan nğ bihisan at inilagay sa ibabaw nğ isang bunton nğ ginikan. Anopa't nang lisanin ni Sor Madilya si Velia sa ibabaw nğ ginikan ay halos di na humihinğa. Mistulang bangkay na ang anyo halos si Velia nang mğa sandaling yaon.

Nagdaan ang may apat na araw sa gayong kalagayan si Velia. Ang masamang pagkaing iniiwan sa kanya sa arawaraw ay bahagya na lamang niyang tikman. Nais na niyang mamatay kung kaya't di na ibig ang kumain nğ anoman.

Subali't aywan kung sa anong hiwaga nğ kalikasan at si Veliang naghihintay na lamang nğ kamatayan, ay tila sadya pang nilalayuan nito, sapagka't kahi't patikimtikim na lamang ang ginagawa niyang pagkain, ay nararamdaman niyang lumalakas ang kanyang katawan. At samantalang siya'y nasa loob nğ kulungang iyon sa ilalim nğ lupa, madilim at bahagya na lamang pasukin nğ hangin, ay inotinot namang sinisiyasat niya ang buong nilakilaki nğ pook na yaon. At sa kanyang pagnusadusad ay napagawi siya sa tabi nğ isang balon na sa ilalim nito'y inaagusan nğ isang ilog na may malinaw na tubig.

At sa paghahangad niya manding matapos na ang kanyang mğa paghihirap, minsa'y dahandahang lumapit sa balon at kusang nagpatibulid sa kalaliman nito na hindi pa niya natatarok kung hanggang saan aabot.

Salamat nama't ang ilog na umaagos sa ilalim nğ balon ay mababaw lamang.

—

*Nasira ang isip ni Velia...*

Tinangay si Velia ng̃ matuling agos ng̃ tubig sa ilog. At dahil nga sa kababawan nito'y malayo siya sa pang̃anib na malunod o ganap kayang mapaibabawan ng̃ agos.

Bagama't nanghihina si Velia nang mga sandaling yaon ay pinagpilitan din niyang magamit na lahat ang munting lakas pang nalalabi sa kanyang katawan upang kung sakali'y magtamo siya ng̃ panibagong buhay sa kabila ng̃ pakikilaban sa huling pang̃anib na yaong kinakaharap niya.

Hindi gaanong natagala't ang munti niyang lakas ay dinaig ng̃ matuling agos ng̃ ilog. Natang̃ay na naman siyang muli hanggang sa siya'y mapabulusok sa isang bang̃ing may kalaliman din naman. At ang katawang mahinangmahina ni Velia ay napahantong sa isang sulok ng̃ bang̃ing iyon ng̃ mg̃a batong buhay.

Hindi niya gaanong naramdaman ang kanyang pagkahulog sa bang̃in noong mg̃a sandaling siya'y ibulusok ng̃ tubig, kundi nang siya'y makaahon na sa isang puntod noon na hindi na inaabot ng̃ tubig.

Hindi nalalaman ni Velia kung saan matatapos ang agos ng̃ tubig na yaon, ng̃uni't wari bagang may isang diwang pumapatnubay sa kanya sa gitna ng̃ gayong pagiisa at pagsasapalaran...

At lumakad ng̃ lumakad hanggang sa walang anu ano'y nakarating siya sa isang lugal na palanas at kung kanyang pagwarii'y kalawakan ng̃ isang iláng... At lumakad pa siya ng̃ lumakad.

At makailang sandali'y nakabanaag na siya sa gawing silang̃an ng̃ pagbubukang-liwayway ng̃ araw.

¡Anong galak ni Velia nang matanto niyang siya pala'y wala na sa ilalim ng̃ lupa!

At habang patuloy ang kanyang paglakad ng̃ inotinot ay patuloy rin naman ang pagliliwanag ng̃ kasilang̃anan.

Siya'y sinikatan ng̃ araw sa tapat ng̃ mg̃a naglalakihang bató ng̃ naguhong Templo ni Trahano.

Iniligtas ng̃ tadhana si Velia sa kamatayan, ng̃uni't siya'y hindi nakaligtas sa kapangyarihan ng̃ isang malupit na karamdaman ng̃ kaluluwa na nakikilala sa tawag na pagkasira ng̃ isip.

Nasira ng̃a ang isip ni Velia.

At ang ng̃alan ni Marcelo ang sa tuwituwina'y kanyang nasasambit ng̃ buong paggiliw at ganap ng̃ang pagkaulol...

---

## *Iniibig niya ang kanyang bayan...*

Ang lang̃it ay untiunting nagliliwanag. Isang maghapong puspos ng̃ ligaya't katahimikan ang ibinabalita ng̃ kalugudlugod na bukang liwayway na iyon. Subali't ang gayong biyaya ng̃ kalikasan ay hindi napapansin ni Velia. Ang kaluluwa niya'y kasalukuyan pang nababalot ng̃ dilim ng̃ kapighatian.

Nang matunton na niya ang isa sa mg̃a panglalawigang lansang̃an ng̃ Roma, ay naglakad siya ng̃ dahandahan. Sa lansang̃ang kanyang tinatalaktak ay iilang tao lamang ang kanyang nasasalubong, ng̃uni't isa ma'y walang nagakalang bumati o suminokaya sa kanya, bagkus lumilihis pa ng̃ daan dahil sa malaking pagtataka sa kanyang kapunapunang anyo.

Hindi gaanong nagluwat at sumilang ang araw. Ang mg̃a pangunang sikat nito'y nakatuyo ng̃ bahagya sa basang damit ni Velia. Subali't ang init na yao'y nakaragdag pang lalo sa mg̃a hirap na kanyang binabatá. Damdam ba niya'y pinapaso ang kanyang mg̃a laman.

Nang siya'y dumating sa tulay ng̃ Milbio ay hapunghapo na ang kanyang katawan. Nakaramdam na tuloy siya ng̃ matinding gutom. Dahil ng̃a sa malaking pagkahapo'y umupong ilang sandali, at sa sarili'y naitanong:

—¿Ano't hindi na matapustapos ang mg̃a kahirapang ito?... Kung naririto man lamang si Marcelo'y

mapapahid ng̃ kanyang pagmamahal ang mg̃a hirap kong ito. Sa isang halik niya lamang ay malulunasan na ang lahat... ¿Hindi ko na kaya siya makikita?

Isang matandang babaing patung̃o sa Roma ang nang matapat sa kinauupan niya'y napahinto at tumanong:

—¿Ano ang ginawa mo rito, inéng?...

Si Velia'y napatitig sa matanda, nagtawa ng̃ nagtawa at di sumagot ng̃ anoman. Ang matanda'y dumamdam sa puso ng̃ malaking habag sa dalaga, kaya't muling tumanong:

—¿May dinaramdam ka ba?...

—Ako po'y nauuhaw—ang marahang sagot ni Velia.

Nagkataon namang may dalang isang boteng gatas ang matanda.

—Inumin mo ito—ang wikang punungpuno ng̃ paggiliw at iniabot kay Velia ang bote.

Sa isang iglap ay nainom ni Velia ang masarap na gatas.

—¿Saan ka ba nanggaling niyan?—ang marahang usisa sa dalaga—¿Nanggaling ka ba sa Roma?...

—¿Hindi pa ba ninyo nalalamán?—ang tila nagbibirong sagot ni Velia.—Siya po'y hinahanap ko, sapagka't hangga ng̃ayo'y hindi ko nakikita; ng̃uni't matatagpuan ko rin siyang walang pagsala...

—¿Sino baga siyang pinaghahanap mo?—ang napapamaang na usisa ng̃ matanda.

—Siya po... ¿Hindi ba ninyo siya nakikita? Tingnan po ninyo't hayun pala siya—at itinuro sa matanda ang araw na bagong sumisikat.—Malasin ninyo ang kanyang mukha, kay ganda, ¿ano po?... ¿Datapwa't hindi ng̃a ba ninyo siya nakikilala? ¿hindi baga ninyo siya nababalitaan man lamang? ¡Oh, ang kanyang boses ay malamig at matamis!...

At nagbuntunghining̃ang malalim, saka muling nagsalita:

—Ngũni't, ¿saan nga ba siya naroon? Siya'y pinaghahanap ko sa lahat ng lugal, sinusundan ko sa lahat ng sandali... ¡Ah, marahil ay doon sa bundok niya ako hinihintay—at itinuro ng mata at ng daliri ang isang mataas na bundok na nasa malayungmalayo.

Datapwa't walang anoano'y ganito naman ang sinabi:

—¡Ah! siya'y nagtanan, sapagka't pinaguusig siya ng mga tao... Sinasabing siya'y nakamatay; nguni't huwag po kayong maniwala; siya'y sinisiraang puri lamang ng kanyang mga kagalit...

At nagtatawa pang idinugtong:

—¡Ah, iniibig pala niya ang kanyang bayan, itong Roma, kung kaya't siya'y pinaguusig ng gayon na lamang! Iyan po ang sanhi ng lahat... ¿Maaari po bang ako'y magbilin sa inyo ng isang bagay?—ang nakatawang tanong sa matanda.

—¿Ano yaon?—ang tanong ng kausap na gayon na lamang ang pagkakapamaang.

—Na kung makikita ninyo siya'y sabihin po ninyong hindi totoo...

—¿Alin ang di totoo, at kanino ko sasabihin?—ang usisa ng matanda.

—Sa kanya po... Sabihin po ninyong hindi totoo...

At nagtindig si Velia, hinawi ang buhok na na kalawit sa kanyang mukha, saka tumanong:

—¿Ano po ba ang nakikita ninyo sa aking mukha?

—Wala naman—ang marahang sagot ng matanda na tigib ang puso ng malaking pagkahabag, palibhasa'y nahahalatang nasisira ang isip ng dalagang nagsasalita.

—Kung gayo'y sabihin nga lamang ninyo sa kanya na ako'y nakita ninyo rito. Sabihin din ninyo tuloy na hindi totoo... Subali't, ako pala'y inaantay niya; ako'y paroroon na, lalakad na ako ngayon din...

At iniwan ang matanda ng walang paalam.

At pasugod at parang may hinahabol na napatungo sa dako ng Roma.

Ilang sandaling naihabol ng matanda ang kanyang mga titig sa dalagang umalis, saka pa lamang naipagpatuloy ang kanyang paglakad. Habang da'a'y nawiwika sa sarili:

—Kaawaawa naman! ¡Gayong kabata at gayon kaganda'y nasisira ang isip!...

Nagpatuloy ng paglakad si Velia. Sandasandaling bumihinto upang makapagpahinga. Ang matinding sikat ng araw ay pumapaso nang totoo sa kanyang nakabilad na katawan. At hindi lamang sa matinding sikat ng araw nagaapoy ang katawan ni Velia kundi sa kapangyarihan ng matinding lagnat na kasalukuyang tinataglay niya. Untiunting napaparam ang kanyang lakas. Nanunuyo ang kanyang lalamunan sa malaking uhaw, at upang masiyahan ng kaunti ang kanyang pagkauhaw ay ngumangata siya ng mga sariwang damo na kanyang pinangungubha sa mga tabi ng daan.

Sa kanyang paglakad ay wala siyang tiyak na lugal na patutunguhan. Anopa't sa kanyang walang tuos na paglakad ay kung saansaan tuloy siya nakararating. At naubos ang maghapon na hindi man lamang siya nakakita ng isang bahay na sukat matuluyan. At siya'y inabot ng gabi sa walang tigil na paglakad

Nagapoy pang lalo ang kanyang katawan sa matinding lagnat. Pati ulo niya'y sumasakit na rin, kung kaya't maminsanminsa'y naririnig sa gitna ng katahimikan ng gabi ang kanyang malulungkot na daing at nakalulunos na buntunghininga. Ang mga kamay niya'y tadtad ng galos at ang mga paa'y sugatsugatan. Dayukdok na dayukdok na siya sa gutom. Ang mga ugat ng kahoy at mga sariwang damó na kanyang nginangata, ¿ay paano nga bang makabubusog sa kanya?

At sa laot na gayong walang kasingsungit na kapalaran at sa linakadlakad niyang walang tigil, ay nakatanaw siya ng isang ilaw. Lumapitlapit siya sa kinaruruonan ng ilaw at hanggang siya'y nalalapit

ay napagsisiya naman niya na ang ilaw na yao'y nasa loob ng̃ isang dampa.

Siya'y nagpataopo. At tapatang sinabi sa may-bahay na siya'y namamatay na ng̃ gutom kaya't humingi ng̃ anomang sukat makain.

Ang dukha kailanma'y maawain, mapagkawang-gawa.

Siya'y buong pusong pinapagtuloy at tinanggap ng̃ maybahay. At siya'y binigyan ng̃ kapirasong tinapay at isang hihigan. Ang tinapay na kanyang kinain ay maitim, ang hihigan niya'y ginikan, ng̃uni't nakasiya ng̃ malaki sa kanyang kagutuman at pagkapagod...

Hanggang kinabukasan ng̃ umaga'y nagaapoy pa rin ang katawan ni Velia sa matinding lagnat. Sa mukha niya'y nababakas pa rin ang mg̃a hirap na kanyang dinanas ng̃ sinundang araw. Ang tao sa bahay na tumanggap sa kanya ng̃ buong giliw ay pinagpayuhan siyang magpahing̃ang mabuti at huwag na munang maglakad. Datapwa't wala siyang laging isinasagot kundi:

—Kailang̃an pang ako'y lumakad, sapagka't ako'y hinihintay niya... Kung hindi ko siya paghahanapin ay sasabihing ako'y natatakot, at sasapantahain pang totoo ng̃a ang kanilang sinasabi tungkol sa kanya...

Ang anomang pagpigil na ginawa ng̃ maybahay ay wala ring nangyari: si Velia'y umalis na halos ay ikinalusaw ng̃ puso ng̃ tao sa dampa, dahil sa malaking pagkahabag sa kanya.

Nang lisanin ni Velia ang dampa ay kasalukuyang nagdidilim ang lang̃it at nagbabantang bumagsak ang isang malakas na ulan. Ang malamig at malakas na hihip ng̃ hang̃i'y nagbabalita ng̃ isang unos na darating. Ang malalaking kimpal ng̃ ulap na tinatang̃ay ng̃ hang̃in sa itaas ay parang mg̃a bundok na naaanod sa papawirin...

Katanghaliang tapat nang bumagsak ang malakas na ulan. Si Velia'y inabot ng̃ unos sa gitna ng̃

isang malawak na iláng. ¿Saan siya makasisilong? Isa mang bahay ay wala siyang matanaw sa lugal na yaon. Punungkahoy ay wala rin. Gayon ma'y patuloy rin ang kanyang paglakad. Mayamaya'y naramdaman na niya ang matuling panghihina ng kanyang katawan; siya'y gininaw, inabot ng pangingiki, at nangalog ang kanyang mga butó...

Hindi rin natagala't ang patak ng tubig na malamig ay naging tipak ng yelong maliliit; subali't ang kahabaghabag na dalaga na maysakít at nanghihina ay patuloy rin sa kanyang paglakad at mandi'y sadyang nakikibaka sa katalagahan... Subali't ang munting lakas ng katawan niya'y naubos: bahagya na lamang maihakbang ang kanyang mga paa. At mamamayamaya pa'y napahandusay sa lupa. Pinagpilitan din niyang makatayong muli, at nakatayo naman at nakahakbang pa ng ilan.

Sa kanyang pagpipilit ay nakatatayo rin siyang maminsanminsan, bagama't malimit siyang mapasubasob. Gayon ma'y nakarating din siya sa paa ng isang mababang bundok. Tinangka niyang sumalunga, nguni't hindi naari: siya'y biglang napalugmok sa malaking pagkahapo. At sa pagkalugmok ay hindi na siya nakabangong muli. Nang mga sandaling yao'y umaambon pa ng kaunti. Nanariwa na naman ang kanyang mga sugat. Ang katawan niya'y hindi pa rin nilalayuan ng lagnat. Nagsisikip ang kanyang dibdib at nangangalog ang kanyang mga butó. At siya'y di nagkamalaytao.

Nang magtatakipsilim ay nagkataong dumaan sa lugal na iyon ang isang tagabundok.

Pagkamanghang may kahalong pagkasindak ang sumapuso ng tagabundok nang matagpuan si Velia na nakahandusay sa gitna ng landas at di humihinga. Nang mga unang sandali, akala niya'y patay ang dalaga, at talaga sanang ipagpapatuloy ang kanyang paglakad kundi napansing humihinga pa pala. Nakita niyang tumatahip ng bahagya ang dibdib.

Ang malaking habag ay nilid sa kanyang puso. Pinangko niya ang dalagang di pa rin nagkakamalaytao at dinala sa kanilang bahay.

—

*Sa gitna ng pagkahibang...*

Ang munting bahay na matatawag nang dampa ng tagabundok na pinagdalhan kay Velia. ay nakatirik sa isang gawi ng mababang bundok na iyon na kung tawagi'y Monterredondo. Ang tagabundok na nagdalangawa kay Velia ay magkakaroon marahil ng apatnapung taong gulang. Siya'y may asawa at may dalawang anak.

Nang makita ng asawa ng tagabundok ang kalunuslunos na ayos ni Velia ay nahabag ng gayon na lamang. Kapagkaraka'y pinagyaman ang kaawaawang dalaga: binalot ng kumot ang katawang nanglalamig at tadtad ng sugat, dinulutan ng pagkain, at pinahiga sa hihigan ng isa sa kanyang mga anak. Nang nakahiga na si Velia ay hinubaran ng damit na marumi at basa at hinalinhan ng tuyo at malinis. Hanggang sa mga sandaling yao'y hindi pa rin idinidilat ni Velia ang kanyang mga mata. Nakanganga ng bahagya ang bibig at halos ay di na humihinga. Mistulang bangkay na nang mga sandaling yaon.

Sa gayong pagkakahiga ni Velia, sa kanyang mga paligid ay nangakatanod ang mga tao sa bahay: si Ana ay nasa gawing kanan; si Pedro na asawa ni Ana, sa dakong kaliwa at ang dalawang bata ay nasa paanan ng maysakit. Ang apat na magaanak ay nagkakatinginan at naguusap ng marahan.

Si Velia'y hindi pa rin pinagsasaulan, subali't pagkaraan ng ilang sandali at sa bisa ng init ng kanyang hihigan, ay untiunti siyang natauhan: ang pisngi niya'y namula na ng kaunti at ang kanyang paghinga ay lumuwag. Datapwa't ang matinding lag-

nat na nagpapaapoy sa katawan niya'y hindi pa rin bumababa. Mayamaya'y idinilat ang mg̃a mata, lumin̈gaplin̈gap sa kanyang mg̃a paligid at marahang nan̈gusap ng̃ ganito:

—Siya'y nakita ko.., ako'y kanyang tinatawanan at hinahagkan... ¡Anong ligaya ko noon!... ¡Dios ko, ako'y nalulunodl... Ako'y nauuhaw... Nakakita ako ng̃ isang liwanag na nakasisilaw... Siya'y sinundan ko, ng̃uni't hindi ko inabutan sapagka't ang landas ay mahaba't matarik, at... ¡Ah, siya'y naroroon; hayun lamang siya!... ¡Ako'y nagiginaw! ¡Ay, inang ko!... Wala na akong itatagal... ¡Ay, giliw ko; aking... ¿ano ba ang ng̃alan mo? Hindi ko na masabi ang iyong pang̃alan. Nasa dulo lamang ng̃ dila ko... ¿Ano ba ang iyong pang̃alan?... Sarili ko lamang ang pang̃alan mo. Yao'y itinatago sa ubod ng̃ aking puso at siyang luwalhati ng̃ aking kaluluwa... ¡Ah! di sasalang ninakaw sa akin ang iyong ng̃alan. ¿Sino kaya ang nagnakaw? Ng̃uni't makikita ko rin. Kailang̃an ko ang iyong pang̃alan...

Nabatid ng̃ mg̃a taong bahay na ang kahabag-habag na dalaga'y nahihibang; hindi pa nila alam na nasisiraan ng̃ isip.

Pagkaraan ng̃ ilang sandaling masabi ni Velia ang mg̃a salitang putulputol, ay nagtangkang bumang̃on sa pagkakahiga: nangdidilat ang mg̃a mata at nakang̃ang̃a ang bibig na nagpupumiglas upang siya'y makatindig. Datapwa't siya'y pinigil ng̃ magasawa. Ang dalawang bata naman, dahil sa pagkatakot, ay kapwa humawak sa saya ng̃ kanilang ina at nagiyakan. Si Ana, na nalaglagan na rin ng̃ luha sa mg̃a mata dahil sa pagkaawa sa dalaga, ay lumuluhang nagsabi ng̃ ganito:

—Nahihibang, nahihibang ang kapuspalad... Mg̃a anak ko, magsiluhod kayo at idalang̃in sa Dios ang ating maysakit...

Agad namang sumunod sa utos ng̃ ina ang mg̃a bata: lumuhod noon din, pinagdaop ang dalawang

kamay, at buong taimtim na inihingi ng̃ awa sa Maykapal ang dalagang nahihibang...

Mayamaya'y muling nagsalita si Velia:

—Malaki ng̃a pala ang kapangyarihan ng̃ isang kaluluwang masama. Siya ang pumigil sa akin upang hindi ko masundan ang aking irog... Siya ng̃a... ¡Oh! hayun siya't kawang̃is ng̃ isang pare, nakasuot ng̃ sotanang itim, at ako'y nilalapitan... Huwag... Huwag...

At samantalang nagsasalita ng̃ ganito'y nagpipilit na makabang̃on; ang dalawang kamay ay itinakip sa kanyang mg̃a mata.

Si Ana at ang dalawang bata ay patuloy sa pananalang̃in. Si Pedro ay napapamaang sa harap ng̃ gayong kalunuslunos na pangyayari.

Sa buong magdamag ay hindi hinihiwalayan si Velia ng̃ matinding lagnat, kung kaya't ang kanyang pagkahibang ay hindi nagbawa munti man. Ang magasawa'y halihaliling nagbabantay sa tabi niya, at ang pagting̃ing ginagawa sa kanya'y tulad ng̃ sa tunay na anak.

Nang magbubukangliwayway ay bumaba ng̃ kaunti ang lagnat ni Velia. Noon pa lamang siya nakaramdam ng̃ bahagyang kaginhawahan, at noon din lamang naidilat ang kanyang mg̃a mata. Ang kanyang mukha'y hapis at namamarak. Siya'y nagmalasmalas sa kanyang mg̃a paligid, at nang makita si Anang nakaupo sa kanyang ulunan, ay ng̃initian itong mandi'y nagpapasalamat sa gayong napakabuting pagting̃ing ginagawa sa kanya.

—¿Ano po ang damdam ninyo ng̃ayon?—ang magiliw na tanong ni Ana sa maysakit nang makita itong lumiling̃ap at parang may ibig sabihin.

—¿Sino ka?—ang pakli ni Veliang hindi pa rin nakakakilala ng̃ tao.

—Ako po'y isang kaibigan ninyong nagnanais ng̃ inyong madaling paggaling. Tila mabutibuti na ang damdam ninyo ng̃ayon. Kailang̃ang ipayapa ninyo ang inyong loob at nang magpatuloy ang inyong pagbuti...

—¿At siya?...—ang sambot ng̃ maysakit.

—¿Si Pedro? Siya po'y sumaglit na sumandali sa Monterredondo upang makatanggap ng̃ mg̃a huling balita tungkol sa himagsikan. ¡Oh, kami po'y hindi matahimik! Marahil ay hindi pa ninyo nalalaman ang mg̃a nangyayari. Huwag na rin sanang ipahintulot ng̃ Dios na magkaroon ng̃ masamang wakas; datapwa't ako'y kinakabahang mabibigo lamang ang kilusang iyan... Libulibo na ang mg̃a lalaking sumasama sa hukbo ng̃ Papa na makakalaban ng̃ mg̃a manghihimagsik.

Nagtaas ng̃ ulo si Velia nang marinig ang mg̃a huling sinabi ni Ana, wari bagang pinakikinggang mabuti ang bawa't isa sa mg̃a salitang nanggagaling sa bibig ng̃ nagbabalita.

—¿At siya?—ang tanong kay Ana.

—¿Si Pedro? Si Pedro'y babalik agad.

Muling inihilig ni Velia ang kanyang ulo sa unan at ipinikit ang mg̃a mata. Pagkaraan ng̃ ilang saglit ay muling dumilat; kinumpasan si Anang lumapit sa kanya, at ito'y binulung̃an:

—Ikaw ang kumuha marahil sa ulo ko ng̃ kanyang pang̃alan. Isauli mo sana sa akin, hala... Sabihin mo sa akin ang pang̃alan niya.

Sa ipinahayag na ito ni Velia ay nahalata ni Anang hindi lamang nahihibang ang maysakit, kundi nasisira pa ang ulo. At sa laki ng̃ pagkaawa ay naisagot ng̃ wala sa loob:

—Hindi, inéng; hindi ko kinukuha sa iyo...

Tinutop ni Velia ng̃ isang kamay ang kanyang noo, saka nagturing:

—Wala, wala sa akin; kinuha mo ng̃a sa isip ko ang kanyang pang̃alan.

At nananang̃is ng̃ nananang̃is.

Lubusan nang natanto ni Ana na nasisira ang ulo ng̃ maysakit; at sa di maulatang pagkahahabag ay napaiyak din ng̃ malakas. Nang makita siya ni Veliang umiiyak, ay tinanong:

—¿At umiiyak ka rin pala? ¿Bakit? ¿Nakikilala mo ba siya?... ¿Ikaw ba ang si Velia? Si Velia'y isang dalagang batangbata at maganda. Tila ako ang si Velia... Dapwa't hindi; iba si Velia at iba naman ako. Nalalaman ni Velia kung ano ang pangalan niya... At si Velia'y maligaya sa kanyang piling... Walang ibang aliw si Velia sa buhay na ito kundi siya lamang... ¿Ako?... Ako'y hindi si Velia...

At tumawa ng̃ malakas; humalakhak ng̃ matagal.

Nang mg̃a sandaling yao'y siyang pagdating ni Pedro. Matamlay at malungkot at anyong nagiisip ng̃ malalim.

Unang nilapitan si Velia. Nataon naman sa pagng̃iti nito, at ng̃iting wala sa loob.

Saka pa lamang niya napansing umiiyak ang kanyang mahal na asawa.

—¿Ano ang nangyayari?—ang usisa kay Ana.

—Nahahabag akong totoo sa babaing ito—ang marahan at halos ay paanas na ipinakli ng̃ tinanong.—Tila ibig sumpung̃in ng̃ pagkaulól...

—¿Ha?...

—Oo, ng̃a; kung anoano ang pinagsasabi.

—¿Diyata?—ang namamanghang tanong ng̃ lalaki at tila di ibig maniwala sa ibinabalita ng̃ asawa.

—Tunay, Pedro; kung kaya't ako'y habag na habag. Ipinakikiusap ko sa iyong kahi't ano ang mangyari ay huwag nating bayaang umalis dito sa bahay ang babaing iyan. ¿At ano ang malay natin kung sadyang sinusubok ng̃ Dios ang ating kagandahang loob at pagkamaawain sa ating kapwa?...

—Siyang tunay, Ana—ang sambot ng̃ lalaki.—Sa mg̃a araw na ito'y nararapat tayong magpakabuti at magbanal upang di tayo layuan ng̃ awa ng̃ Dios. Salamat kung sa tuwituwina ay...

—¿Ano ng̃a pala ang mg̃a bagong balita mo tungkol sa guló?—ang sunggab ni Ana.

—Palubha ng̃ palubha ang kalagayan...

—¡Dios ko!

—Ang Batikano at lahat ng̃ amoy Papa ay nasa pang̃anib. Sa lahat ng̃ sulok ng̃ Siudad ay lihim at dahandahang lumalaganap ang banal na diwa ng̃ Himagsikan. Nabalitaan ko pang nagkaroon na ng̃ ilang sagupaan ang mg̃a rebolusionaryong italiano at ang mg̃a kawal ng̃ Papa. Hanggang sa mg̃a araw na ito'y nakalalamang pa raw ang Pamahalaan, sapagka't bagama't nakararami ang mg̃a manghihimagsik ay wala pang isang mabuting disiplina. Inaasahang ilang araw pa't magwawagi rin ang Matwid at Karapatan ng̃ Italia.

—¿Inaakala mo bang magagapi ng̃ mg̃a manghihimagsik ang lakas ng̃ Pamahalaan?

—Gayon ang pagasa ng̃ lahat at gayon din ang pagasa ko. Dapat mong malaman na pinagtatangkaan pang lusubin ang Roma...

—¿Ano ang sabi mo?—ang sambot ni Ana at nang̃inig ang buong katawan.

—Pinagbabantaang salakayin ang Batikano at iguho ang kapangyarihan ng̃ Papa at halinhan ang Hari ng̃ Italia...

—¡Birheng kabanalbanalan, iligtas mo kami!... Datapwa't ¿wala ng̃a kayang magagawa ang mg̃a kawal ng̃ Papa at ng̃ Pamahalaan? Sa palagay ko'y mabibigo na naman ang kilusang iyan...

—Tingnan natin. Ng̃uni't ang mg̃a manghihimagsik ay matatapang at mababagsik na tulad ng̃ mg̃a leon, at kailan ma'y hindi umuurong sa anomang pang̃anib. Ang pang̃anib ay hindi nakababahala sa kanilang loob bagkus lalo pang nakapagbibigay-tapang; ang dami ng̃ kaaway ay lalo pang nakapagpapaalab ng̃ kanilang pagibig sa inang bayan. At ang gutom ay hindi nila nararamdaman kapag nasa gitna na ng̃ labanan.

—Datapwa'y ¿ano baga ang ibig mangyari ng̃ mg̃a manghihimagsik na iyán?—ang tanong pa ni Ana sa kanyang asawa.

—Makuha ng̃a ang Roma, at sa luklukan ng̃ Papa

ay mapahalili si Victor Manuel na siyang karapat-dapat na maging pinunong makapangyarihan sa buong Italia.

Ang salitaang ito ng̃ magasawa ay napapakinggan ni Velia, at waring nalilinawan niya ang kahulugan ng̃ gayong salitaan. Pagkatapos na makapagsalita si Pedro, ay kinumpasan ni Veliang lumapit sa kanya, at nang nasa kanyang tabi'y halos pabulong na tumanong:

—¿May guló ba? May binanggit kang mg̃a manghihimagsik, ¿nakikilala mo ba silang lahat? Ako'y may nakikilalang isa. Ang nakikilala ko'y nagng̃ang̃alang... Nasa dulo ng̃ dila ko ang kanyang pang̃alan. Marahil ay makikita mo siya, sapagka't di sasalang siya'y magdaraan dito sa ating lugal, ¿hindi kaya?

At ilang sandaling ipinako ang mg̃a mata sa kanyang kausap, saka nakang̃iting nagpatuloy:

—Pagdaraan nila rito'y sasama ako. Nais kong makipaglaban...

At iniunat ang mg̃a bisig.

Hanggang sa mg̃a sandaling yao'y hindi pa rin hinihiwalayan si Velia ng̃ lagnat. At nahihibang pa ring gaya ng̃ sinundang gabi, bagama't di na gaanong nagtagal.

Si Ana ay hindi lumalayo sa tabi ng̃ maysakit.

At sa gayon ng̃ang pagkahibang at pagkasira ng̃ isip ni Velia ay nalimutan niya tuloy ang pang̃alan ni Marcelo.

—

## *Si Velia'y laging malumbay.*

Pagkaraan ng̃ labinglimang araw na pamamalagi ni Velia sa bahay ni Pedro, ay nakabang̃on na siya at nakalakadlakad nang untiunti sa loob ng̃ bahay. Gayon ma'y hindi rin siya nilalayuan ni Ana.

Ang butihing magasawa ay wala na lamang nina-

nais at sinisikap kundi ang magsauli ang malinaw na pagiisip ni Velia.

Kung sa bagay ang kaululan ni Velia ay tahimik, hindi nagbibigay-ligalig munti man sa kanyang mĝa kasangbahay: subali't hindi rin sila malagay palibhasa'y ibig nilang gumaling at lumakas agad si Velia upang maipasok sa pagamutan nĝ mĝa nasisira ang isip.

Si Velia'y lagi na lamang malumbay, walang oras sa buong maghapon na di natitigilan. Malimit na magbuntunghininĝa at kahi't nagiisa at walang kausap ay nagsasasalita at bubulungbulong. Inuubo pa nĝ kaunti, salamat nama't may kaluwagan.

---

### *¿Saan ko siya hahanapin?*

Itinutulak mandin nĝ isang lihim na lakas, isang araw ay nilisan ni Velia ang tahanan nina Pedro at naglakadlakad sa may dakong Mentana. Sa daan ay luminaw nĝ kaunti ang kanyang isip. Pinilit niyang makarating sa Mentana sapagka't naririnig niyang pinagusapan nĝ magasawa na nagkapanagupa na sa pook na yaon ang mĝa manghihimagsik at ang mĝa kawal nĝ Pamahalaan. Kinakabahan siyang baka si Marcelo'y kabilang na sa di kakaunting manghihimagsik na ayon din sa balita'y nanĝasawi sa sagupaang iyon.

Si Velia'y umakyat sa isang mababang bundok. Mula rito'y natanaw niya ang lugal na pinangyarihan nĝ kakilakilabot na patayan. Naghalang ang mĝa patay; ang kahambalhambal na daing nĝ mĝa maysugat ay umaalinĝawnĝaw sa lahat nĝ dako.

Ang mukha nĝ giliw na pinaghahanap ay hindi pa nakikita ni Velia hanggang sa mĝa sandaling yaon.

Ang araw ay kung ilang oras nang nakapagpapahinĝa sa kalunuran. Ang dilim nĝ gabi'y laganap na sa lahat nĝ dako.

—¡Wala siya!... Hindi ko makita—ang parang haling na sabi ni Velia.—¿Saan ka naroon, Marcelo? ¡Marcelo!... ¡Marcelo!...

Nilibot ni Velia ang buong kaparangan, tinignang isaisa ang mga patay at maysugat.

—¿Saan kaya siya naroon?—ang naitanong sa sarili.—¿At saan ko siya hahanapin?

Wala sa loob ay sumalunga siya sa bundok. Nilisan niya ang kaparangang iyon, yamang hindi rin lamang niya makita si Marcelong kanyang pinaghahanap. At habang siya'y umaakyat sa bundok ay para bagang nakikita niya si Marcelong nasa gitna ng labanan at nakikipaghamok sa mga kaaway. Para rin niyang nakikita na isa sa mga kaaway ay nasa likuran ni Marcelo, bunot ang matalim na tabak at nakaakma nang itaga sa ulo nito; at mayamaya pa'y tila naman niya namamalas na sa isang kisapmata'y nabulagta si Marcelo sa tama ng isang punglong naglagos sa dibdib na binalungan ng dugong buhay at mapulangmapula...

Si Velia'y napahiyaw at nawalan ng pagkatao.

---

## *Minahal kitang tulad sa Dios...*

—¡Velia!... ¡Velia ko!.., ¿Saan ka naroon?... Parito ka, Velia. Malasin mo lamang itong kalagayan ko...

Ang mga salitang iya'y putulputol na nunulas sa mga labi ng isang lalaking nakahandusay sa gitna ng isang landas na kanikanina lamang ay dinaanan ni Velia.

—Velia—ang ulit ng lalaki—¿Bakit ka naparito? ¿Sino ang nagdala sa iyo rito? ¡Ah! ngayon ako naniwalang ang buhay ay isang tanikala ng mga kahirapan... Velia, yakapin mo ako at magkapiling na tayong mamatay. ¡Velia!... ¡Velia!...

Ang lalaking tinutukoy ay may sugat sa katawan

at ito'y dinadaluyan nğ buháy na dugo Sa kanyang kauusad ay napatabi kay Velia. Ito naman noo'y hindi pa nagkakamalaytao.

Sa laki nğ pananabik nğ lalaki ay idiniit ang kanyang bibig sa labi nğ dalaga, at yao'y kinintalan nğ isang maapoy at mahabang halik. Ang halik na yao'y naging parang bulong nğ kaluluwang malaon nang nanğanğarap sa pusong pinakamamahal, sapagka't sa bisa nğ halik na yao'y dahandahang kumilos ang dalaga at untiunting idinilat ang mğa mata niyang matagal na ring nananabik sa kalugudlugod na mukha nğ giliw, saka tila nahihibang pa ring nagwika:

—¿Saan ka naroon, Marcelo? Bakit hindi mo na hinagkan uli itong si Velia mong nahihibang na tuloy dahil sa pagibig sa iyo? ¿Nalimutan mo na ba ako? ¿Ako kaya'y kinasusuklaman mo na? Ang malupit na tadhana ang siyang maysala nğ lahat. ¡Oh, hindi mo masusukat ang kalakhan nğ pagibig ko sa iyo! Noong hindi pa kita nakikilala, ang puso ko'y hindi nakararamdam nğ anomang tibok nğ pagibig; datapwa't nang ikaw ay makita ko, ay minahal kitang tulad sa Dios, higit pa sa Dios... ¡Marcelo, Marcelo!... Patayin mo na ako kung hindi mo na rin lamang iniibig...

—¡Velia!—ang puspos nğ pagirog na tugon nğ katabi—¡Velia!—anya pa.—Minamahal pa ring kitang gaya nğ dati.—Ako'y hindi nakalilimot. Ako'y nanghihina; wala na akong lakas... Velia, malasin mo ako...

—¡Marcelo!... ¿Ikaw ba ang si Marcelo?—ang pakli ni Veliang nanğinğinig ang boses sa di maulatang kagalakan.

—Oo, Velia, ako nğa...

Sa isang kisapmata'y ibinaling nğ dalaga ang kanyang paninğin sa gawing pinanggagalinğan nğ tinig, napatili nğ di sinasadya at niyapos nğ mahigpit na mahigpit ang binatang maysugat na nakahandusay pa rin sa kanyang tabi.

Sa ganang kay Velia ay mapalad na siya, sapag-

ka't nakita na si Marcelong buhay ng̃ kanyang buhay. Pagkatapos magdanas ng̃ sarisaring kahirapan, pagkatapos magtiis ng̃ kung anoanong pasakit sa likod ng̃ mahabang panahon, ay ¿sino ang makapagaakalang ang dalawang banal na kaluluwang iyon ay muling magkakayakap at mang̃arg̃arap sa tamis ng̃ kaluwalhatian?... Ilang sandali ring hindi nakapagsalita ang sino man sa kanila. At ¿paanong makagagamit pa ng̃ salita, ng̃ salita ng̃ pagibig, sa ang di matingkalang galak ng̃ kanilang puso ay siyang lumulunod sa anomang pang̃ung̃usap ng̃ kaluluwa?

Ang mukha ng̃ dalaga ay idinidiit sa mukha ng̃ binata. At dahil mandin sa katuwaang umaapaw na sa kanyang puso, ay tila nagbibirong tila naglalambing na tumanong ng̃ ganito:

—¿Ikaw ng̃a ba?...

—Oo, Velia; ako ng̃a'y si Marcelo, si Marcelong iyongiyo lamang, si Marcelong hindi nakalimot saglit man sa iyo...

Di kinukusa'y nayakap ni Velia ang kanyang giliw ng̃ lalo pang mahigpit, at saka nagwikang animo'y nang̃ang̃arap:

—Hindi mo masusukat, Marcelo, ang mg̃a kahirapang aking tiniis, makita lamang kita...

—Velia—ang punungpuno ng̃ pagirog na ipinakli naman ni Marcelo,—¿bakit ka nakarating sa lugal na ito?

—Hindi ko masabi. Wala akong natatandaang ano man... Hindi ko nalalamang ikaw ay naririto. Hinanap kita... Akala ko'y hindi na tayo magkikita... Tila may sugat ka; ¿may sugat ka ng̃a ba, Marcelo?

—Oo, ng̃uni't walang kailang̃an; ako'y maligaya na ng̃ayon. Marahil ay mamámatáy ako...

Hinipo ni Velia ang pisng̃i ng̃ kanyang giliw, saka mairog na nagwika:

—Hindi ka mamámatáy... ¿Nahihirapan ka bang mabuti?

—Hindi, Velia; hindi na ng̃a ako nakararamdam

ngayon ng hirap, sapagka t nakita na kita, nagkita na tayo...

At upang magawi sa ibang dako ang salitaan, ay tumanong si Velia ng ganito:

—¿Paano ba ang ginawa mong pagtatanan sa Roma?

—Ako'y nakatakas sa ospital ng Espiritu Santo, sa pamamagitan ng abito ni Ernesta.

—¡Butihing kapatid! Nguni't, ¡kaawaawa naman!...

—¿Ano baga ang nangyari sa kanya?—ang usisa ni Marcelo.—¿At saan siya naroroon ngayon?

—Saka na natin pagusapan ang bagay na iyan. Ang nais kong ibalita mo muna sa akin ay kung saan-saan ka nakarating pagkapagtanan mo sa ospital.

—¿Nais mo nga bang matanto, Velia, ang mga hirap na dinanas ko? Huwag at malulunos ka lamang... ¿Ibig mo nga bang malaman ang mga nangyari sa akin?

—Kung minamarapat mong matalastas ko...

—Buong puso, Velia, buong puso. Pakinggan mo.

At marahang isinaysay ang sumusunod:

—Pagkalabas ko sa ospital ay binagtas ko ang nayon ng Transtiber. Hindi nalauna't nahalata kong ako'y pinaghahabol. Natuklas nila agad ang aking pagkakapagtanan. Nang ako'y masusukol na ng mga taong humahabol sa akin ay tumalon ako sa ilog ng Tiber. Malaki ang tubig noon at matulin ang agos. Bagama't sanay akong lumangoy, sa katagalan ng aking pagkakababad sa tubig, ay inabot ako ng panghihina. Makailang hindi ko naramdaman ang mga nangyayari sa akin sa gitna ng ilog. Asa ko noo'y mamamatay na ako sa pagkalunod. Datapwa't mandi'y ibig pa ng tadhana na lumawig ang panahon ng aking pagdaranas ng kahirapan, kaya't hindi ako namatay, tinangay ako ng matuling agos ng Tiber sa isang lugal na totoong malayo na sa Roma, at nang ako'y pagsaulang muli ay lumangoy ako hanggang sa gilid, at halos ay mapasubsob na ako nang makaahon sa pampang. Malalim na ang gabi nang ako'y maligtas sa

kamatayan sa gitna ng̃ ilog. Bagama't ako'y hindi makatindig halos, ay naglakad akong dahandahan sa kalawakan ng̃ gubat na taglay sa katawan ang damit na basangbasa. Magdamag akong naglakad at ako'y inumaga sa gayong katayuan. Nang sumipot ang araw ay natanto kong ako'y malayungmalayo na sa Roma, samakatwid ay malayo na rin naman sa panganib. Nang makaraan ako ng̃ isang yung̃ib ay pumasok ako rito at hinubad ko ang aking pigtang damit upang matuyo. Hindi pa ako nalalaunan sa yung̃ib ay tinamaan na ako ng̃ isang matinding lagnat. Tinangka kong ipagpatuloy ang aking paglakad, ng̃uni't di itinulot ng̃ nanghihina kong katawan, kung kaya't napilitan akong magparaan ng̃ maghapon sa yung̃ib na iyon, sa gitna ng̃ isang pagkagutom na walang katulad at ng̃ isang pagkauhaw na di ko pa inaabot kundi noon lamang. Kinagabihan ay bumaba ng̃ kaunti ang aking lagnat. Saka pa lamang nai pagpatuloy ko ang aking paglakad. Ang hang̃ad ko'y makalabas sa hanggahan ng̃ Roma upang ako'y makasama sa isang pangkat ng̃ mg̃a manghihimagsik. Pagkaraan ng̃ may limang oras na lakad na walang hinto, bagama't painutinot, ay napilitan na namang ako'y magpahing̃a; at ako'y inabot na roon ng̃ gabí at ng̃ kinabukasan ng̃ umaga. Sa kabutihang palad ay may nagdaang isang pangkat ng̃ mg̃a manghihimagsik. Ako'y ipinagsama at pinagyaman sa alaga at pagting̃ing walang pinagiwan sa isang tunay na kapatid. Nang ako'y lumalakaslakas na naman ng̃ kaunti ay humawak ako ng̃ isang baril, umakyat ako sa taluktok ng̃ isang mababang bundok, at mula rito'y tinanaw ko ang Roma na malaon ko nang pinagmimithiang maligtas sa kuko ng̃ mg̃a ganid na nagpapahirap sa kanya at sa ating mg̃a kababayan.

Humintong ilang sandali si Marcelo sa pagsasalita, huming̃a ng̃ malalim, saka nagpatuloy:

—Noo'y muling nanariwa sa aking alaala ang kasakitsakit nating pagkakalayo, ang pagkawala ng̃

aking ina, at nḡ kapatid kong babae na di ko pa malaman kung saan na napahantong... At mula rin noo'y sumama na ako sa lahat nḡ lakad nḡ pangkat nḡ mḡa manghihimagsik na nagampon sa akin at nagligtas buhay ko sa isang masunḡit na kamatayan. At ang marugong patayang nangyari sa araw na ito ay siyang kaunaunahang pagkakapanagpo nḡ aming pangkat a mḡa kawal nḡ Pamahalaan. Ganyan, Velia, ang sa maiksing pagsasalaysay ay siyang buhay na pinagdaanan ko, magbuhat nang ako'y makatakas sa ospital nḡ Espiritu Santo, hanggang sa mḡa sandaling ito... At ang mḡa sandaling ito'y itinuturing kongang pinakamapalad na sa aking malungkot na buhay, palibhasa'y mamamatay akong nakita na kita, at mamamatay akong kalong nḡ iyong mḡa bisig...

—Hindi ka mamamatay, Marcelo—ang [illegible] sambot ni Velia.—Hindi ka maaaring mamatay—ang ulit,—hindika dapat mamatay... Hindi ka nḡa mamamatay, pagka't nananalig pa rin akong hindi napakalupit nḡ Tadhana upang loobin niyang pagkatapos nḡ ating pagkikita ay agutin na niya kaagad ang iyong mahalagang buhay. Ako ang mamamatay, Marcelo. Ako ang dapat mamatay, ako ang maaari nang mamatay, sapagka't nakita na kita. Subali't ikaw... ikaw ay nararapat na mabuhay, sapagka't totoong kinakailanḡan ka nḡ ating bayan... ¡Marcelo!... ¡Marcelo!...

At ang mḡa panḡunḡusap na itong balot nḡ lambing at kasintamis nḡ pagirog ay natapos sa ilang halik na sunudsunod na ikinintal nḡ dalaga sa pisnḡi at sa bibig nḡ binatang maysugat...

---

## *Sa bibitayan ako dadalhin...*

Kinabukasang mangyari ang labanan sa Mentana, ay ganap nang nasugpo ang himagsikan. Yaon ang ikalawang pagligtas na ginawa nḡ Pransia sa pamaha

laan ni Pio IX. At dahil sa nangyaring yao'y ipinahayag ng̃ Batikano na ang Pransia ay isang butihing anak ng̃ Simbahan.

Samantala nama'y isang kahambalhambal na pangyayari ang namamalas sa Monterredondo, sa Mentana at sa Roma.

Ang mg̃a kawal ng̃ Papa ay gumawa ng̃ malalaking hukay at dito'y samasamang inihuhulog ang mg̃a bangkay ng̃ mg̃a manghihimagsik na nang̃asawi sa labanan. Ang mg̃a ospital ng̃ Roma at Monterredondo, ay nagsikip sa di mabilang na mg̃a maysugat. At ang mg̃a bihag nama'y dinalang lahat sa liwasan ng̃ Batikano upang sumaksi sa mariñgal at walang kawang̃is na pagdiriwang na ginawa, alangalang sa pagwawagi ng̃ pamahalaan ng̃ Papa.

Kung nagkataong si Marcelo'y napag-isá pang mg̃a ilang oras sa lugal na kanyang kinatimbuwang̃an at di sila nagkita ng̃ dalagang tang̃ing aliw at luwalhati ng̃ kanyang puso, ay walang pagsalang hindi na siya inabot ng̃ kinabukasan, dahil sa kalubhaan ng̃ kanyang mg̃a sugat na nalapatan agad ng̃ lunas, salamat sa pagkikita ng̃a nilang dalawa ni Velia.

Bagama't mahinangmahina si Velia ay pinilit niyang madala ang giliw na maysugat sa tabi ng̃ isang munting ilog na malapit sa lugal na iyon, at doo'y hinugasan niya at tinalian ang mg̃a sugat ng̃ binata.

Ang kawalang pagasa ni Marcelo na siya'y mabubuhay pa ay naparam na untiunti ni Velia, sa bisa ng̃ mg̃a pang̃ung̃usap nitong puspos ng̃ pagirog at pagmamahal.

Gayon ma'y malimit ding mapabimutok si Marcelo.

—Sa gabing ito—ang di napigil na wika ng̃ maysugat na sa mata'y nalalaglag ang luha,—sa gabing ito, Velia, ay di sasalang ako'y dadalhin sa Roma at ipapasok sa isang ospital; at kung sakali ma't ako'y makaligtas sa aking mg̃a sugat ay di na ako

makatatawid sa hatol na kamatayang nakikinikinita kong igagawad sa akin, dahil sa mabigat na kasalanang ipararatang nila na pagtataksil sa pamahalaan. Walang pagsala nğa, Velia, na ako'y pupugutan nğ ulo, dahil sa aking pagkamanghihimagsik. Ako'y isang bihag, at ang bihag sa panahong ito'y ipinapapatáy...

—¿Sa Roma?—ang patakang tanong ni Velia—¿Dadalhin ka ba, wika mo, sa Roma?... ¡Ah! hindi... Kailan ma'y hindi ko papayagang magkatotoo ang kabáng iyan nğ iyong dibdib. Ikaw ay iaalis ko sa lugal na ito. Tayo'y magkasamang magtatago sa pusod nğ kagubatan. Ako ang hahanap nğ ating ikabubuhay samantalang ikaw ay di pa gumagaling, at kung kailanğan ay ipapalit ko ang aking buhay, maligtas lamang ang buhay mo na totoong kailanğan pa nğa nğ ating bayan.

—¡Velia, butihing Velia!... ¡Salamat!... ¡Maanong mangyari nawa ang iyong magagandang hanğad! Nğuni't, aywan ba kung bakit ang guniguni ko'y nagsasabing sa malao't madali'y matatapos ang buhay ko sa itaas nğ isang bibitayan...

—¡Ah! kung sadyang palad mo, Marcelo, ang masawi sa kamay nğ ating malulupit na kaaway, asahan mong hindi ka magiisa: magkasama tayong mamamatay... ¡Anong tamis nğ kamatayan kung ito'y darating sa ating tayo'y magkapiling!

—Kaytamis nğa marahil—ang tila wala sa loob na pakli ni Marcelo;—lalo't kung sa mğa sandali na ring ito darating...

At ang magkasi, sa kadakilaan nğ mğa sandaling yaon, ay nagkayakap nğ buong higpit at mandi'y nakalimot sa hapdi nğ kasawiang palad na kumakandong sa kanilang dalawa.

Nang mğa oras na yao'y mahigit nang limampung sasakyang panghakot nğ mğa taong patay at sugatán ang nakapaglagos sa kabukiran, patunğong Roma, na puno nğ di mabilang na sugatán na ang karamiha'y

naghihingalo na at ang iba nama'y nalalagutan na ng hininga sa daan pa lamang.

Totoong kalunuslunos dinggin ang mga daing at panambitan ng mga kapuspalad na yaong nangasawi sa ikalalaya ng sariling bayan.

Walang anoano at sa lugal na kinaruruonan ng magkasi, ay isang sasakyang panghakot ang nagdaan. Nang mamataan ng mga kawal si Marcelo, ay pinahinto ang sasakyan at sa isang kisapmata'y inilulan dito ang maysugat.

Si Velia'y nabigla, at dahil sa pagkabigla'y napatili ng ubuslakas, at muntik nang di nagkamalaytao.

Isang sigaw na nakahahambal ang pumulas sa dibdib ni Marcelo, na parang tutol sa panibagong kalupitang iyon na inasal na naman sa kanya ng mga tao ng Papa.

Makasandali pa'y inilakad na ang sasakyan. Si Velia'y natigilan: hindi nakapagsalita ng anoman. Tinangka niyang sumunod, habulin, pigilin ang gayong pagahasa't walang pakundangang pagdadala sa kanyang irog, nguni't aywan kung bakit hindi siya makakilos: wari bagang naging bató siya nang mga sandaling yaon. Subali't sa muling pagkasigaw ni Marcelo, ay napatulad siya sa isang nakakatulog ng mahimbing na noo'y biglang idinilat ang mga mata na animo'y naaalimpungatan. Hinabol ang sasakyan at parang baliw na tinawagtawag ang ngalan ng giliw.

Si Velia'y pinipigil ng dalawang kawal na tagapagbantay sa sasakyan, nguni't ubuslakas na siya'y nagpumilit. Saan man magtungo yao'y sinusundan niya. Samantala'y naririnig niya maminsanminsan ang kahabaghabag na pagdaing ni Marcelo, lalo't ang mga gulong ng sasakya'y napaparaan sa lubak. ¡Makailang si Velia'y pinagmuntikanang mapailalim sa mga gulong dahil sa pagpupumilit na makalapit na maigi sa buhay ng kanyang buhay!

Si Marcelo'y humahalinghing. Si Velia'y nananambitan.

Matulin ang takbo ng̃ sasakyan, at sa Roma ang tung̃o.

—Velia—ang marahang nasabi ni Marcelong halos ay mawalat ang dibdib sa malaking habag sa dalaga,—pagod na pagod ka na...

—Hindi, Marcelo; walang kailang̃an. Ikaw ay susundan ko kahi't saan ka makarating.

—¿Alam mo na ba kung saan ako dadalhin?

—Hindi, ng̃uni't di kita hihiwalayan...

—¡Velia!—ang nakalulunos na daing ng̃ binata—Kaipala'y sa bibitayan ng̃a ako dadalhin...

—¡Ako'y kasama mo!—ang tumatang̃is na sambot ni Velia.

Kasalukuyang nagbubukangliwayway nang dumating ang sasakyang kinalululanan ni Marcelo sa siudad ng̃ Roma. Sa Puerta Plaminia nagdaan.

Isang malaking agos ng̃ taong bayan ang sumalubong, at nagkakagitgitan ng̃ pagtanaw sa mg̃a napagsung̃itang iyon ng̃ palad.





# XIV

## ANG PAGSISISI NG KARDENAL

*¿Siya kaya ang anak ko?*

Dahil sa kalakhan ng̃ pagnanais ni Kardenal Nelyanto na makita si Marcelo," ay pinagsadya ang lahat ng̃ ospital sa Roma at Monterredondo at ipinagtanong ang maysugat na binata. Datapwa't hindi niya nakita ang kanyang pinaghahanap. Isinaloob tuloy na si Marcelo'y nasawi sa gitna ng̃ labanan. Ang dating maalab na pagasang makikita niya ang binata ay untiunting nanglamig

Si Aldo Grandini, isang balitang prinsipe sa Roma, ay may isang matandang bahay na nakatirik sa daang Santa Agata. Ang bahay na yao'y ginamit na ospital magbuhat nang lumubha ang himagsikan, at doon nadala si Marcelo.

Hanggang sa pagamutang yao'y sumunod si Velia. Inaasahan niyang siya'y pahihintulutang makapasok upang siya ang makapagalaga sa giliw na maysugat, ng̃uni't di siya pinayagan: anomang pagluhog at pagsusumamong pinuhunan niya ay walang kinasapitan.

Gayon ma'y hindi siya umalis sa pintuan ng̃ ospital. At nang makita niyang walang talagang mangyayari sa kanyang pagsamo na sinasabayan ng̃ panang̃is at paglakad pa ng̃ paluhod, ay umupo na lamang

sa pintuan pagamutan, ikinatang ang dalawang siko sa kanyang mg̃a tuhod at ang mukha'y sinapupo ng̃ dalawang kamay, at di inilayo ang ting̃in sa lugal na pinasukan ng̃ giliw.

Mg̃a luhang sakdal-pait ang tuwina'y nalalaglag sa kanyang mg̃a mata, anopa't ang kanyang anyo'y totoong nakalulunos pagmalasin. Siya'y natitigilan at ang mg̃a mata'y hindi man lamang iginagalaw.

Pagkaraan ng̃ ilang sandali ay isang sasakyang kinalululanan ng̃ isang matandang babae, ang huminto sa tapat ng̃ ospital. At nang manaog ang lulan ay sinalubong ito't buong pagsusumamong kinausap:

—Para na ninyong awa, ay tulung̃an lamang ninyo akong makapasok...

Pinagmalas lamang siya ng̃ babaing pinakiusapan, ng̃uni't di siya tinugon ng̃ anoman.

Si Velia'y inabot ng̃ isang araw at isang gabi sa gayong pagbabantay sa labas ng̃ ospital.

Ganito ang pinagbubulaybulay ng̃ kahabaghabag na dalaga:

—Kung gumaling si Marcelo ay lalabas siya rito at kami'y magkikitang muli; kung siya'y mamatay ay sasamahan ko ang kanyang bangkay, uupo ako sa tabi ng̃ libing̃an niya at hihintayin ko roon ang kamatayan.

Kinaumagahan ng̃ pang̃alawang araw, at dahil sa kalamigan ng̃ panahon, si Velia'y nadapuan ng̃ sipon at ng̃ isang ubóng mahigpit.

Nang umagang yao'y isang sasakyan ang huminto sa tapat ng̃ ospital. Isang kardenal na kilala sa buong Roma ang lulan ng̃ sasakyan. Sinalubong karakaraka ni Velia at tumatang̃is na nagwika:

—¡Kaawaan po ninyo ako! Bayaan lamang akong makapasok...

Bumulong ng̃ ilang salita ang kardenal, at, di na pinansin ang pagsamo ng̃ dalaga ay itinulak pa ito ng̃ bahagya.

—¿Ayaw ba ninyo akong dinggin?—ang napalakas na tanong ni Velia sa malaking sakit ng̃ loob.

Nilingon ng̃ kardenal ang dalaga at ilang sandaling ito'y pinagpakuan ng̃ titig.

Talaga sanang ipaguutos nang palayasin ang "maulit at nakayayamot" na babaing yaon, pagka't nakagagambala pa sa kanyang napakamahalagang lakad, ng̃uni't nang mapagmalas na maigi ay hindi na nakapagsalita ng̃ anoman at parang naumid ang dila. Malaong natigilan, namutlang biglangbigla, at naudlot ng̃ pagpasok sa ospital.

Si Velia'y napatitig din sa mukhang pipis at namamarak ng̃ kardenal, napasigaw ng̃ ubuslakas, na animo'y nakakita ng̃ panganib, sabay ng̃ pagtutop ng̃ dalawang kamay sa sariling mukhang namumutla rin at inaagusan ng̃ mapapait na luha at ginigitawan ng̃ malamig na pawis.

Tinangka ng̃ kardenal na lumapit sa dalaga, ng̃uni't ang mg̃a paa niya'y parang may pataw: isang hakbang ma'y di siya makakilos. Anopa't nang mapagsiya na niya ang dalaga ay kumabang gayon na lamang ang kanyang dibdib. Ang tibok ng̃ kanyang puso'y sumasal sa dati; nanindig ang kanyang mg̃a balahibo at nang̃ilabot ang buong katawan. Damdam ba niya'y bumagsak ang lang̃it at siya ang unaunang nadaganan. At upang makilala pang maigi ang babaing kaharap, ay tinitigan na naman itong muli, at nang̃ing̃inig ang labing nagwika:

—¡Velia!...

—¡Oh, si Kardenal Nelyanto!—ang marahang nasabi ng̃ dalaga na sakbibi ng̃ di maisasaysáy na pagtataka at ng̃ di mailalarawang pagkasindak.

Nagaalinlang̃an pa rin ang Kardenal. Hindi maubus-isipin kung ano't makikita niya roon si Velia, gayong siya'y lubos na umaasang yao'y malaon nang namatay. ¿Namamalikmata kaya lamang siya ng̃ kanyang guniguni? ¿Di kaya nawawangki lamang kay Velia ang babaing yaon? At sa sarili'y naitanong:

—¿Siya nğa kaya ang anak ko?...

Samantalang nasa ganyang pagaalinlangan ang Kardenal, si Velia nama'y lumayo nğ malayo sa pinto nğ ospital, at halos ay magkangsusubasob sa matuling paglakad na animo'y may taong hinahabol; anopa't nang pagbalikan siya nğ tinğin ni Nelyanto ay nasa malayo na, at minsan ma'y hindi na siya luminğon.

Napagsiya nang mabuti ni Velia kung sino ang Kardenal na yaong nakatagpo niya nğ di sinasadya sa lugal na iyon.

—¿Bakit kaya siya paroroon?—ang may pangambang naitanong ni Velia sa kanyang sarili—¿Sino kaya ang kanyang sadya? Baka kaya si Marcelo na...

Ang munti namang alinlanğan pa ni Kardenal Nelyanto ay naparam nang lahat. Si Velia nğa ang babaing yaon; si Velia, si Veliang anak niya... At ganito naman ang naisangguni sa sarili:

—¿Ano ang nararapat kong gawin? ¿Sundan ko kaya? Ang mabuti yata'y tawagin ko't nang kami'y magkausap kahi't ilan saglit man lamang... At ¿bakit kaya naparito sa ospital ang anak ko? ¿Ano't gayon na lamang ang kanyang pagsusumamong makapasok? ¿Naririto kaya si Marcelo?

Ang puso ni Kardenal Nelyanto ay hindi na natahimik magbuhat nang mğa sandaling iyon. Kailanğan at nararapat na malaman niya ang sanhi nğ ipinaroon ni Velia; at sa huli'y minarapat niyang sundan ang kanyang anak na nakahinto noon at siya'y tinatanaw. Datapwa't nang mapansin ni Veliang siya'y nilalapitan, ay lumakad na naman nğ lalo pang matulin.

Totoong malaki ang agwat nğ magama: mahigit na limampung dipa ang kanilang pagkakalayo.

Nang makita ni Nelyantong walang mangyayari sa kanyang unang tangka—na sundan at lapitan si Velia upang ito'y kanyang makausap—ay nagakala naman nğ iba: naisip niyang tawagin, at nang masambit man lamang ang matamis na nğalan nğ irog na bunso, nğuni't di niya maigalaw ang kanyang dila

at ang bibig ay di maibuka... Aywan kung dahil sa kanyang pagkabigla at di mailalarawang pagkahiya sa sarili. At sa gayong pagkabigo ng̃ kanyang pang̃alawang tangka, at sa mapusok niyang nais na matarok ang luwasa't hulo ng̃ hiwagang yaon na kinapapalautan niya, ay umisip pa rin ng̃ ibang paraan. Tumawag ng̃ dalawang bantay sa ospital, itinuro si Velia, at pinalaki pa mandin ang tinig na ipinagutos ang ganito:

—Dakpin ninyo ang babaing iyon, sapagka't lalabuylaboy sa lansang̃an, at ilulan ninyo sa aking sasakyan; pagkatapos ay dalhin sa aking bahay at bantayan ninyo roon.

Sa isang kisapmata'y natupad ang makapangyariya't di maaaring puwing̃ing utos ng̃ Kardenal.

—

### *¡Patawarin mo ako!...*

—¿Bakit ninyo ako dinala rito? ¿Ano't di ako bayaang makalabas? ¿Anong kasalanan ang nagawa ko?... Ipinakikiusap ko sa inyong ako'y pahintulatan nang makauwi... Ako'y hindi nagpipilit na makapasok sa ospital, sa labas lamang naman ako nagbabantay...

Ganyan ang mg̃a pagng̃ing̃itng̃it at panambitan ni Velia sa harap ng̃ dalawang kawal na sa kanya'y humuli. Siya'y nasa loob ng̃ malaking tahanan ni Kardenal Nelyanto. Ang kanyang mg̃a daing at pagluhog ay may kasamang mapapait na pagtang̃is. At siya'y luming̃aplng̃ap. Nanariwang muli sa kanyang alaala ang kanyang mg̃a pinagdaanang araw na walang kasingpait at nababalot ng̃ maitim na ulap.

—¿Ano na naman kaya ang mangyayari sa akin? —ang naitatanong niya sa sariling kalong ng̃ malaking pang̃amba.—¿Pahihirapan na naman kaya akong muli? ¿Hindi na baga kaya matatapos itong kasawiang dinaranas ko, na pawang likha ng̃ kasamaan ng̃ mg̃a tao?

¿At ano na kaya ang nangyayari kay Marcelo? ¡Ay, Dios ko! Ako'y napipiit na naman. Di sasalang mĝa bagong kahirapan na naman ang dito'y sasapitin ko!...

At pinagala niyang uli ang kanyang mĝa paniñgin sa loob ng magarang silid na kinaruruonan niya. Ang pinto ng silid ay nakalapat; ñguni't hindi naman nakasusi. Naisipan niya ang magtanan upang makabalik noon din sa ospital. Marahang tumindig at isasagawa na sana ang kanyang balak, ñguni't bigla siyang napaurong dahil sa pagkarinig ng ilang yabag ng tao. Makasandali pa'y nasa harap na niya si Kardenal Nelyanto. Si Velia'y nagsiksik sa isang sulok ng tahanan dahil sa malaking sindak at pagkabigla.

Ang mĝa mata ni Nelyanto ay nakatitig kay Velia. Siya'y namumutla pa rin; nanglalalim ang mĝa mata at humpak ng kaunti ang pisñgi. Ang amang nagkasala ay nasa harap ng anak na pinagkasalahan at malaon nang pinaghahanap upang maihiñgi ng patawad ang kasalanang nagawa.

Nais niyang makausap si Velia upang magkaroon ng katahimikan ang budhi niyang palaging nasa ligalig. Yaon na ang mĝa sandali, ang lalong mainam na pagkakataong makahihiñgi siya ng tawad sa kanyang mutya at pinakagigiliw na bunso. Datapwa't, ¿ano ang kanyang sasabihin? ¿paanong pasisimulan niya ang kanyang pagsasalita? Siya'y untiunting lumapit sa kanyang anak. Halos ay di siya makahakbang; ang katawan niya'y nanginginig. Kinailañgan niyang humawak sa isang silyon upang hindi siya mabuwal. At pinagmalas munang maigi at matagal ni Nelyanto ang mukha ng kanyang anak, at saka bahagya na lamang nabigkas ang:

—¡Velia!...

Ang dalaga'y dumamdam ng isang walang kawañgis na pagkasindak at pagkasuklam sa kanyang kaharap.

—Velia—ang muling sinabi ng Kardenal at pinilit na maging malambing at matamis ang kanyang

tinig,—pakinggan mo lamang, Velia, ang sasabihin ko sa iyo. Kailañgang mabatid mo na magdadalawang buwan na ñgayong ako'y palaging nababalisa... ¡Oh, Velia, akala ko'y namatay ka na!... Ako'y hindi makaluha, datapwa't ang puso ko'y halos magkaluray-luray sa matinding paghihinagpis. Nalalaman kong ako'y kinapopootan mo... Kaipala'y naisumpa mo pa ako... Kinikilala kong ako'y nakagawa sa iyo ñg isang malaking pagkakasala, ñg isang pagkakasalang hindi maaaring magkamit ñg patawad... Talagang ako'y isang hamak, imbi, walang kaluluwa... Talastasin mong sapul ñg araw na yao'y pinagbayaran ko na ang aking nagawang kapaslañgan sa iyo. Kung sa bagay ay nababatid kong hindi na nararapat paniwalaan ang ano mang sasabihin ko, ñguni't... Velia, pagmasdan mo lamang ilang sandali ang aking mukha at makikita mong nababakas ang aking pagdurusa at tapat na pagsisisi sa pagkakasalang nagawa ko sa iyo. Dapat mo ñga akong kasuklaman; subali't, yamang ikaw, Velia, ay isang anghel, ay marapatin mo rin sanang ipagkaloob sa akin ang iyong patawad...

At buong pagpapakumbabang lumuhod sa harap ni Velia. Ang anyo ni Nelyanto nang mña sandaling yao'y hindi karapatdapat sa anomang kapatawaran, bagkus lalo pa manding naguudyok sa kanino man na siya'y kasuklaman at katakutan. Ang dalawang mata niya'y kapwa nanglalalim at namumula, ang bibig ay nakanñganña, nanñgunñgurong ang labi at ñguso, at ang buhok ay naninindig.

Bagama't narinig na lahat ni Velia ang mña sisinabi ñg Kardenal ay wala siyang nawatasang anoman. Siya'y mistulang alipin ñg pagkatakot nang mña sandaling yaon. At hindi pumakli ñg anoman sa nagmamakaawa.

Si Nelyanto'y nagpatuloy:

—Velia, kung kaya ko hinihiñgi ang kapatawaran ay sapagka't nahahanda akong tumanggap ñg anoi mang kaparusahang ihahatol mo sa nagawa kong pag-

kakasala. Hinihiñgi ko ang iyong patawad, sapagka't ikamamatay ko ang iyong pagkapoot at paghamak sa akin. Kung nais mong ako'y mamatay, ay tinatanggap ko ñgayon din, ñguni't ibig ko lamang taglayin ko sa hukay ang iyong kapatawaran. Sa loob ñg aking dibdib ay nagaalimpuyo ang isang damdaming buñga ñg paghihinagpis at pagsisisi. ¡Velia, kung matatarok mo lamang ang di masukat na pagkaligalig na kinapapalautan ñg aking budhi, ay di sasalang ako'y kahahabagan mo! Sa pagkakagahasa ko sa iyong kahinaan, ay nakagawa ako ñg isang mabigat na pagkakasala sa sangkatauhan at gayon din sa kalikasan... ¿May nais ka bang ako'y mamatay?... ¿Ibig mo ba ñg kayamanan?... Ikaw ay pagkakalooban ko ñg gaano mang halagang iyong ibigin. Mñga malalawak na lupain, mñga palasyo at kastilyong naglalakihan, mñga hiyas na pili at mahahalaga, mñga tahanang walang katulad sa ibabaw ñg lupa... ¿Ibig mo ba naman ñg kapangyarihan? Ikaw ay ihahalal kong reyna, iuupo kita sa trono o luklukang pinakamataas at pinakamarañgal sa buong Europa, puputuñgan kita ñg isang koronang nagniningning na gaya ñg mñga bituin sa lañgit, at ikaw ay sasambahin at igagalang ñg laksalaksang taong pawang mñga alagad at aliping tunay... Velia, sumagot ka lamang... ¡Velia!... Nalalaman kong ikaw ay umiibig sa isang binata; kung siya'y buháy, sabihin mo sa akin kung saan naroroon at asahan mong siya'y ibabalik ko sa iyong piling upang kayo'y lumigaya sa habang buhay... Lahat ay gagawin ko. Velia, kahi't na ang inaakala mong hindi ko magagawa't di maaaring mangyari. Datapwa't, kailañgan ko lamang ang ako'y iyong patawarin...

Si Velia, sa harap ñg gayong sa ganang kanya'y masasagwa nang pangungusap ñg Kardenal, ay napilitan ding tingnan ang lalaking lumuluhog; subali't ang kanyang pagkasindak ay hindi pa rin napaparam.

—Velia, patawarin mo ako—ang muling samo ñg Kardenal.

—¿Patawarin ko kayo?—ang puspos na panggigilalas na itinugon ng̃ dalaga.

—¡Oo, Velia, patawarin mo ako! Huwag mo sanang papanatilihin ang sumpa mo sa akin, sapagka't di sasalang ako'y mamamatay sa mg̃a sandali ring ito, sa harap mo...

At sa malaking pagnanasa ni Nelyanto na matamo niya ang kapatawaran, ay hinawakan ng̃ buong pananabik ang kamay ni Velia upang makintalan ng̃ mg̃a halik ng̃ pagsusumamo.

Si Velia'y nabiglaanan sa gayong sa ganang kanya'y bagong kapang̃ahasang ginawi na naman ni Nelyanto. At sa kanyang pagkapoot, ay naitulak na bigla't ubuslakas ang nagmamakaamong Kardenal, kasabay ang isang tiling nang̃ang̃ahulugan ng̃ pagpapagibik.

Si Nelyanto na nakaluhod pa rin sa mg̃a sandaling yaon, ay halos nang̃ing̃ilid ang luhang nagturing pa ng̃ ganito:

—¡Velia, Velia!... Huwag kang magmalupit; ¡patawarin mo ako!...

—¿Patawarin ko kayo?... May mg̃a paghamak sa kapwa na kailan ma'y hindi malilimot, at ang paghamak na ginawa ninyo sa akin ay isa riyan sa mg̃a di dapat limutin. Ang aking pagkasawing bung̃a ng̃ inyong paghamak ay dadalhindalhin ko hanggang sa libing̃an...

—¡Velia, Velia, sukat na!—ang marahang samo ng̃ Kardenal.

—Ako sana'y maligayang nabubuhay sa piling ni Marcelo, datapwa't siya'y inagaw ninyo sa akin, ibinilanggo ninyo at pinapagdanas ng̃ sarisaring kahirapan. Ako'y dumulog sa inyo at hining̃i kong iligtas lamang ang kanyang buhay, ng̃uni't tadtad na ng̃ sugat at naghihing̃alo na lamang nang ipakita ninyo sa akin. At upang maligtas lamang siya sa kamatayan, ay napilitan akong ipagkaloob sa inyo, dahil dia sa inyong paggugumiit, ang aking pinakamahalagang

hiyas sa ibabaw ng̃ lupa. Subali't nasunod na ang inyong karumaldumal na nais, ay... magsabi kayo kundi ako'y inyong dinaya at pinaglalang̃an pa, at di man lamang nagdalang habag sa aking mg̃a pagtang̃is at pagsusumamo. At pagkatapos ay ikinulong ninyo ako sa isang kumbento at inihabilin sa isang monghang mandi'y walang puso kung magpahirap sa kapwa; samantalang si Marcelo'y binayaang mahatulang patayin... At nang siya'y matulung̃an kong maligtas sa malupit na kamatayan at makapagtanan sa kamay ng̃ mg̃a walang kaluluwa, ay sa akin ibinunton ang lahat ng̃ inyong galit at paghihiganti: ako'y pinahirapan ng̃ gayon na lamang at di iniwan hanggang sa makitang bangkay na akong mistula. ¿At, ng̃ayo'y may mukha pa kayong huming̃i sa akin ng̃ kapatawaran?

—¡Oo, Velia, patawarin mo ng̃a ako!—ang lumuluha nang ipinakli ng̃ Kardenal.

—¡Ah, hamak, imbi, uslak!... ¿At nais na naman ba ninyo akong dayai't paglalang̃an?...

—¡Velia, mahabag ka sa akin!...

—¡Isumpa ang marapat sa inyo!...

Ang Kardenal ay nagtindig, lumapit kay Velia, at hinawakan ng̃ mahigpit ang mg̃a kamay nito, at nang̃ang̃atal ang dilang nagwika:

—¿Sa akala mo ba'y nararapat na ako'y kasuklaman mo? Hindi... Kung kanina'y dinaan ko sa pakiusap ang paghing̃i sa iyo ng̃ kapatawaran, ng̃ayo'y ipinaguutos ko...

—¡Bitiwan ninyo ako!... ¡Ako'y bitiwan ninyo!—ang nagpupumiglas na sigaw ni Velia—¡Bitiwan ninyo ako!... Ang aking pagkapoot at pagkasuklam sa inyo'y talagang hindi na mapaparam...

—Ikaw ang bahala, ikaw ang masusunod—ang sambot ng̃ Kardenal—ng̃uni't nararapat na makilala mo kung ako'y sino...

—¿At sino po ba kayo?—ang sambot ng̃ dalaga.

—Ako... Dapat mong malaman na akong kinasusuklaman mo't itinatakwil ay...

—Isang imbi, isang hamak...

—¡Ako ang ama mo!

—¡Dios ko... ¿Ano ang inyong sabi?—ang malakas na turing ni Veliang puno ng͠ panggigilalas.

Noon pa lamang siya nakahagpos sa m͠ga kamay ng͠ Kardenal.

—Oo, ako ng͠a ang iyong amá—ang ulit ni Nelyanto at umanyong lumapit kay Velia, ng͠uni't ito'y umurong ng͠ dalawang hakbang.

At itinakip ng͠ dalaga ang kanyang m͠ga kamay sa kanyang mukha, saka pabulong na nagwika:

—¡Ang ama ko!...

—Oo, Velia, ako ng͠a ang ama mo, na sa tuwituwina'y nagmamahal sa iyo .. Nang mabatid kong ikaw, na nagawan ko ng͠ mabigat na pagkakasala'y akin palang anak, ay gayon na lamang ang aking pagsisisi at paghihihagpis. Velia, tingnan mo lamang ako at sana'y ipagkaloob na sa akin ang iyong kapatawaran.

Isang matalim na irap ang inihagis ni Velia sa lalaking kaharap, saka pagalit na tumanong:

—¿Diyata baga't kayo ang aking ama? ¿Hindi ba kayo ang si Kaadenal Nelyanto? ¿Bakit ko kayo magiging ama?... ¡Oh, kayo'y nagsisinung͠aling! Nais na naman ninyong manglinlang!...

—¡Si Velia naman!... ¿Hindi mo pa ba nababakas sa aking mukha ang katotohanan ng͠ aking m͠ga sinasabi? ¿Inaakala mo bang ako'y maninikluhod sa harap ng͠ sinoman kundi sa anak ko lamang na tulad mo na ng͠a?

—¡Ako'y hindi ninyo anak!—ang matigas na sagot ng͠ dalaga.

—¿Ibig mo bang makakita ng͠ m͠ga katunayan? Nahahanda akong patibayan sa iyo ang aking m͠ga ipinagtatapat ng͠ayon.

—¿Katunayan?—ang tila nakatutuyang pakli ni Velia—Tingnan ko ang m͠ga katunayang iyan—at lu-

mapit ng̃ isang hakbang sa kinatatayuan ng̃ Kardenal.—Ng̃uni't, ¿aanhin ko pa ang mg̃a katunayan? ¿At ano naman ang ibig ninyo sa akin?... ¿Ano po ba ang hinihing̃i ninyo sa inyong "anak"?... Sabihin na ninyo ng̃ayon din; ipagtapat ninyo sa akin ang iba pang dapat ipagtapat.

—¿Kung ano ang kailang̃an ko? ¿Kung ano ang nais kong mangyari? Velia, talastas mo na... Ibig ko lamang ulitin at paniwalaan mo namang ikaw ay minamahal ko ng̃ taos sa puso. Ang hinihing̃i ko sa iyo'y ang aking kapatawaran. Hindi ko hinihing̃i ang ako'y ibigin mo ng̃ isang pagibig-anak.

—Kailan man yata'y hindi ako makapaniniwalang ako'y inyong anak. Hindi ako makapaniniwala, dahil din sa ginawa ninyong pagapi sa kahinaan ko...

—¡Velia, anak ko!—ang paluhog na turing ng̃ Kardenal na sa mg̃a mata'y umaagos ang mapapait na luha.—Velia, huwag mo akong itakwil, ako ng̃a, talagang ako ang iyong ama...

Ang mg̃a huling sinabing ito ng̃ Kardenal ay waring nakapaglubag ng̃ loob ni Velia, kaya't pagkaraan ng̃ ilang sandaling di nila pagkakaimikan, ay marahan nang nagwika ng̃ ganito:

—Hangga ng̃ayo'y ipinalalagay kong may isang malalim na bang̃ing nakahahadlang sa ating dalawa Sa ganang akin ay kayo ang harihariian, at harihariang walang kasinglupit sa buong Roma, ang Romang ito na malaon ko na rin pinagnanasaang maging malaya at lubusang makakalag sa tanikala ng̃ kaalipnang nakagagapos sa kanya... At hindi lamang iyan: kayo, sa palagay ko, ay siyang tang̃i at unaunang dapat sisihin sa pagkasawi ng̃ aking maningning na pagasa, sapagka't kayo ng̃a ang nagnakaw ng̃ aking pinakamahalagang hiyas dito sa ibabaw ng̃ lupa kayo ang may kagagawan ng̃ kakilakilabot na patayang nangyari sa Mentana, at siyang may utos at pakana ng̃ di kakaunting kahirapang tinawid at dinaranas pa ni Marcelo. Sa maliwanag na sabi: Kayo ang sagi-

sag o larawang buháy ng̃ kabang̃isan, ng̃ kahalayan, ng̃ paghahariharian at panggagahasa at ng̃ lahat ng̃ mg̃a damdaming maitim at kalaitlait ng̃ tao dito sa sangsinukob... ¿Paanong nakapaniniwala akong kayo ang aking ama?

Ang mg̃a matutulis na pang̃ung̃usap na ito ay naglagos sa puso ni Nelyanto. Isang malaking pagkahiya sa sarili at sa kanyang anak, ang damdaming bumabalisa't ayaw magpatahimik sa kaluluwa niya nang mg̃a sandaling yaon. At muling napaluhod sa harap ng̃ dalaga, at buong pagluhog na nagpaliwanag ng̃ ganito:

—Nakikilala ko ang aking pagkahamak, ang aking pagkatimawa... Kung talagang hinahang̃ad mo ng̃a, anak ko, ang kalayaan ng̃ Roma, ay lalakarin ko ng̃ayon din. Sa loob ng̃ ilang araw ay makikita mong palalayasin ko sa buong Italia ang lahat ng̃ pranses na naririto ng̃ayon sa atin... At, ¿may sakit ng̃a ba si Marcelo? Siya'y gagaling. Kung sadyang iniibig mo siya, umasa kang siya'y magiging kaisang palad mo. Kayo'y pagkakalooban ko ng̃ sarisaring kayamanan. Lahat ng̃ nais mo'y masusunod; lahat ng̃ hing̃in mo sa akin ay ipagkakaloob ko. Anomang ipagutos mo'y matutupad karakaraka... Velia, anak ko, huwag mo sana lamang akong hamakin, huwag mo na sana akong siphayuin... Ng̃ayong nakita na kita at nagkakilala naman tayo ay di ko ibig na ako'y mamatay na taglay sa libing̃an ang iyong paghamak at pagkasuklam. Ayoko, Velia... Hang̃ad kong mapagbatahan sa mahabang panahon ang ukol na kaparusahan sa nagawa kong pagkakasala. Malaking lugod ko na at luwalhati ng̃ aking kaluluwa ang ikaw ay makita ko maminsanminsan at marinig ko kahi't sandasandali ang iyong malamig at malambot na tinig. Mula ng̃ayo'y paaalipin na ako sa iyo: ako'y tapat mong lingkod na mapaguutusan sa lahat ng̃ oras. Kailanma'y hindi na maliligalig ang iyong katahimikan at di na rin maguulap ang

langit ng̃ kaligayahang pamumuhayan ninyong dalawa ni Marcelo. Asahan mo, Velia, na ako pa ang unaunang magiging tagapagtanggol mo sa lahat ng̃ pang̃anib at kapahamakang magbabantang dumating sa iyo at sa magiging palad mo... ¡Velia, patawarin mo na sana ako! Ilawit mo na sa akin ang iyong mapagpalang kamay. Maniwala kang pinagsisisihan ko ang mabigat na kasalanang nagawa ko sa iyo. ¡Patawarin mo ako, Velia!... ¡Velia, huwag ka sanang magmalupit!... ¡Anak ko, mahabag ka sa akin!...

Ang pagkapoot at pagkasuklam ni Velia sa lalaking nakikiusap, ay hindi pa rin napaparam. Hanggang sa mg̃a sandaling yao'y nananaig pa rin sa kanya ang pagaalinlang̃an sa mg̃a ipinahahayag ng̃ Kardenal. Hindi niya tuloy malaman kung ano ang nararapat niyang gawin. Sa huli'y nasabi ang ganito:

—Magtindig po kayo. Ang patawad na inyong hinihing̃i ay hindi pa maaaring ipagkaloob ko sa inyo. Kailang̃ang kayo'y magsisi at magbago ng̃ akala. Ang lahat ng̃ inyong kapangyarihan ay nararapat na gamitin sa gawang mabuti. Sa sarisari't di mabilang na mg̃a bagay na ipinang̃ang̃ako ninyo sa akin, ay isa lamang at muntingmunti pa, ang sa inyo'y hihing̃in ko ng̃ayon. Alam na ninyong si Marcelo'y nasa ospital ng̃ Santa Agata; sa lalong madaling panahon ay ibig kong makarating sa kanyang tabi upang ako ang makapagalaga sa kanya at makapaghugas ng̃ kanyang mg̃a sugat. Inaakala kong makitangmakita lamang niya ako ay gagaling siyang agad at lalakas na gaya ng̃ dati. Datapwa't kung talaga namang dahil sa kalubhaan, halimbawa, ng̃ kanyang mg̃a sugat ay hindi na siya makatawid, ay nais ko namang sa aking kandung̃an malagot ang kanyang hining̃a at nais kong siya'y mapabaunan ko ng̃ aking huling halik at ng̃ aking huling himutok...

—Lahat ng̃ napipita mo, Velia, ay masusunod—ang masaya nang sagot ng̃ Kardenal.—Ako ma'y magsasakit sa kanyang kaligtasan upang lumasap ka ng̃

kaligayahan sa kanyang piling sa lalòng mahabang panahon... ¡Oh, Velia!... Ñgayo'y sabihin mo naman, sagutin mo lamang ang tanong kong ito: Pagkatapos na masunod kong lahat ang kalooban mo't maibigay ko sa iyo ang lahat din ng̃ iyong mg̃a kailang̃an, ¿ay patatawarin mo na baga naman ako?... Pagkalooban mo man lamang ako, Velia, ng̃ ganyang pagasa, at sa bisa ng̃ pagasang iyan ay makikita mong lahat ng̃ iyong mapipita ay kakamtan mo.

—Ang tao ay hindi dapat gumawa ng̃ mabuti sa dahilang naghahang̃ad na magantihan naman siya pagkatapos—ang pasubali ni Velia.

—Siyang totoo, Velia. Subali't ang kapatawaran mo lamang ang tang̃ing makalilinis ng̃ kaluluwa ko...

—Kung sa bagay ay wala naman akong matigas na loob, hindi bató ang puso ko... Kaipala'y darating din ang panahon at mapapahid sa kaluluwa ko ang malaking bahid ng̃ pagkapoot na malaong panahong sa kanya'y napakintal...

—Velia, butihing anak ko, salamat—ang halos ay malunod sa tuwang pakli ni Nelyanto.—Ipahintulot mong ng̃ayon pa'y magpasalamat na ako sa iyo—at lumapit si Nelyanto sa dalaga, hinawakan ito sa isang kamay at hinagkan ng̃ buong pamimitagan, saka marahang nagturing:—May isa pang taong nagmamahal din sa iyo ang malaon nang tumatang̃is at nananabik sa inyong pagkikita...

—¿Sino siya?—ang sambot ni Velia.

—Ang ina mo...

—¡Ang aking ina...! ¿Diyata't buháy pa ang aking ina?

—Oo, at siya kaipala ang pinakamabuti sa lahat ng̃ ina. Sapul ng̃ mapait na sandali na inakala niyang hindi ka na niya makikita kailan pa man, ang buhay, sa ganang kanya, ay napatulad na lamang sa isang mabigat na pasanin sa ibabaw ng̃ lupa.

—¡Oh, Dios ko!—ang pahagulgol na nasabi ni Velia at itinutop ang kanang kamay sa kanyang bibig.

—Hindi ko yata mapaniniwalaan ang inyong sinasabi. ¿Totoo ñga kayang buhay pa hangga ñgayon ang aking ina? ¿At saan siya naroroon ñgayon?

—Makikita mo ñgayon din—ang pakli ñg Kardenal.

—¡Ah, kung gayo'y makikita ko pala ang aking ina!... Dapwa't tila ayoko ring maniwala... Marahil ay dinadaya lamang ninyo ako.

—Anak ko, halina, sumama ka ñgayon din sa akin upang paniwalaan mo ang aking mña sinasabi—ang sagot ñg Kardenal.—Ñgayon di'y makikita mo si Marcelo at ang iyong ina.

Si Velia ay nagtindig na tigib ang puso ñg malaking kagalakan; ang dati niyang maulap na mukha'y naging maaliwalas.

Makasandali pa'y nilisan niya at ni Kardenal Nelyanto ang gusaling yaon na kanikanina lamang ay naging saksi ñg kanyang mña pananambitan at paghihinagpis.

—

*¿Buhay nga ba siya?*

Kinabukasa'y nagsadya si Kardenal Nelyanto sa tahanan ñg Prinsesa.

—Virginia—ang mairog na sabi ñg Kardenal nang magkaharap na ang dalawa,—ako'y naparito upang balitaan ka ñg isang mahalagang bagay na inaasahan kong magdudulot sa iyo ñg walang katapusang kaligayahan.

—¡Na naman!... Ako'y dala na sa ganyang mña pañgako—ang malungkot na sagot ñg prinsesa.

—Hindi, Virginia; hindi na mabibigo ang magandang pagasa mong ibinabalita ko sa iyo ñgayon.

—¡Magandang pagasa!—ang tila ayaw pa ring maniwalang pakli ni Virginia.—¿At anong pagasa iyan?

—Ang pagasang mauuwi ñga sa isang ganap na

katotohanan na makikita mo na ang anak mong pinakamamahal.

—¿Ha?—ang napalakas na usisa ng̃ prinsesa sa dahil sa pakarinig sa salitang anakna sinambit sa kanya ni Nelyanto.

—Maniwala ka—ang nakang̃iting pakli ng̃ Kardenal.

—¿Di ba ang sabi mo sa akin ay namatáy na si Velia?

—Ganyan ng̃a ang aking pagkapaniwala noong araw, datapwa't nabatid kong hindi pala totoo at siya'y buhay at maaari mong makita kung iyong iibigin.

Ang prinsesa ay napatindig ng̃ di sinasadya, marahil ay sanhi sa di maulatang pagkagalak na biglang nilid sa kanyang puso; at lumapit sa Kardenal at anyong nahihibang na tumanong:

—¿Buhay ng̃a ba siya?

—Oo.

—¿At saan naroroon?

—Dito sa Roma.

—¿Kailan pa? ¿nahan?... Ibig kong makita siya ng̃ayon din.

—Makikita mo, ng̃uni't huwag tayong pabigla. Umupo ka; kailang̃ang tayo'y magusap pa munang sandali: may mahalagang bagay akong sasabihin sa iyo.

—¿Ano yaon? ¿bakit hindi mo sabihin ng̃ayon din? Marahil ay nagbibiro ka lamang. Nais kong makita muna ang aking anak bago ako maniwala ng̃ lubusan sa binabalita mo.

—Makikita mo siya; datapwa't kailang̃an na ikaw ay mang̃ako muna sa akin...

—¿Mang̃ako ng̃ ano? Makita ko lamang ang aking anak, ay masusunod ang anomang kahiling̃an mo sa akin.

—Munting bagay lamang naman, at inaakala kong sa iyong pamamagitan ay walang pagsalang makakamtan ko ang kapatawaran niyang malaon ko nang hi-

nihingi nguni't hangga ngayo'y ipinagkakait pa rin sa akin. Wala nga akong tanging hangad kundi ang igawad niya sa akin ang kapatawaran sa nagawa kong malaking pagkakasala sa kanya. ¿Matutulungan mo ba ako Virginia sa bagay na ito?

—¡Oh! nasabi ko nang makita ko lamang siya ay masusunod ang lahat ng mapipita mo. Asahan mo nga ang aking tulong. Subali't, ¿nahan nga ba si Velia sa mga sandaling ito?

—Siya'y nasa piling ng binatang kasintahan ninyo, na ngayo'y nasa ospital ng Santa Agata at kasalukuyang nagpapagaling sa kanyang mga sugat.

—¿Sa ospital?—ang pagilalas na tanong ni Virginia.

At tumawag noon din ng isang utusan, at

—Isingkaw ngayon din ang aking karwahe—ang makapangyarihang sinabi sa alila.

—¿At saan ka paroroon, Virginia?—itinanong ng Kardenal.

—Sa Santa Agata.

—Alalahanin mo lamang ang iyong pangako sa akin; inaasahan kong sa ating pagkikita'y tatanggap na ako ng masasayang balita. Magingat ka lamang mabuti sa ating mga kaaway.

—

## *Ako'y maligaya...*

Sa loob ng isang magarang silid sa palasyo ng Brastiglioni.

Si Marcelo ay payapang nakasandal sa isang hihigang nagagayakan ng buong dingal. Sa kanyang gawing kanan ay nakaupo si prinsesa Virginia, at sa dakong kaliwa naman ay si Velia.

Sangayon sa mga manggagamot ni Marcelo, ang mga sugat nito'y may panganib pang magbunga ng kamatayan.

—Marcelo—ang magiliw na tawag ni Velia,—¿ano ang damdam mo ngayon?

—Ako'y maligaya, Velia. ¿At ikaw naman?

—¡Ay! lubos kong ipinaghihirap ang mg̃a nangyayaring iyan; datapwa't inaasahan kong hindi malalaunan at ikaw ay gagaling.

—Gagaling ng̃a ako kaipala, at pagkatapos...

—Tayo'y mamumuhay ng̃ buong ligaya—ang sambot ng̃ prinsesa na naganyak na makikatlo sa salitaan ng̃ magkasi.—Magsasama na kayo ng̃ buong kapayapaan at ako nama'y buong kasyahang-loob na magmamalas ng̃ inyong masarap na pagpapasunuran na inaasahan kong mangyayari. ¿Hindi ba totoo, Velia? ¿Mali ba ang pagasa ko, Marcelo?

—Opo—ani Velia.

—Hindi po—ani Marcelo?

• —

### *Panimdim ng kaluluwa*

Ang mg̃a sugat ni Marcelo'y untiunti nang nang̃ababahaw. Ang magina—si Velia at si Virginia—ay hindi lumalayo saglit man sa hihigan ng̃ binata, at halinhinang nagbabantay sa maysakit at ito'y buong tiyaga at puspos ng̃ pagirog na inaalagaan.

Masasabing sa ganitong pagting̃ing walang katulad ng̃ butihing magina, unaunang nagmula ang tuluyan nang paggaling ni Marcelo.

Anopa't pagkaraan ng̃ ilang linggong pagkakatira ng̃ binata sa tahanan ng̃ prinsesa, ay ganap nang gumaling ang mg̃a sugat ng̃ maysakit, bagama't ang panghihina ng̃ katawang nito'y hindi pa ring lubusang nagsasauli.

Si Marcelo ay nakababang̃on nang magisa at untiunting nakalalakad sa loob ng̃ bahay sa pamamagitan ng̃ pagakay na ginagawa sa kanya ni Virginia at ni Velia.

Sa gayong kalagayan, bagama't para kay Marcelo'y yaon na marahil ang luwalhati ng̃ tao sa balat ng̃ lupa, ay maminsanminsan din naman nagugunita

niya ang malabong kapalaran ng̃ kanyang ina at ng̃ kapatid niyang si Ernesta, na hindi na niya nabalitaan kung ano ang kinasapitan sa mg̃a araw na yaon.

Ang prinsesa Virginia ay wala na ring pagsiyahan sa galak, palibhasa'y naroroon na sa kanyang piling ang irog na bunso, si Veliang buhay ng̃ kanyang buhay na malaon ding pinanabikan niyang makita man lamang kundi man maaaring makasamang gaya ng̃ayon sa loob ng̃ iisang tahanan.

Si Velia ng̃a lamang ang malimit dalawin ng̃ isang kalumbayang walang katulad. Siya'y nalulumbay kailanma't magunita niya ang masung̃it na kahapon na pinagdaanan ng̃ kanyang palad. Malimit niyang iti natang̃is ng̃ lihim ang pagkapariwara ng̃ pinakamahalagang hiyas niya sa ibabaw ng̃ lupa. Sa ganang kanya'y hindi na siya karapatdapat sa dalisay na pagibig ni Marcelo, sapagka't napugay na ng̃a, bagama't labansa kanyang loob, ang kapurihan ng̃ kanyang pagkadalaga. ¡Makailang tinangka niyang buksan ang kanyang dibdib at ihayag sa mg̃a mata ng̃ kanyang giliw ang lalong kaliitliitang lihim na itinatago ng̃ kaluluwa niya!... Datapwa't sa tuwituwina, ¡aywan baga kung bakit kinakapos siya ng̃ lakas upang maisagawa ang ganyang mg̃a balak! At, palibhasa'y ang sakit ng̃ kaluluwa ay higit na maselan kaysa sakit ng̃ katawan, kung kaya't ang mg̃a lihim na pagluha at mg̃a susunsusong hirap ng̃ loob ni Velia, ay nagbung̃a sa huli ng̃ isang biglangbiglang pagkakahiga nito, na nagsimula muna sa untiunting panghihina ng̃ katawan, at pagkakahigang ikinaratay na ng̃ dalaga at naging sanhi naman ng̃ malaking pagkabalisa at pagkahapis ng̃ kanyang mg̃a kasambahay.

Si Velia'y inabot ng̃ isang matinding lagnat na may kasamang pagkahibang.

—

## *Marcelo, huwag kang mahapis*

Nagkakaisa ang mga manggagamot sa paghahaka na'ang karamdaman ni Velia ay may kalubhaan at mahirap nang mapagaling. Bagama't ayaw ipagtapat ng mga médiko ang tunay na kalagayan ng maysakit, si Marcelo at si Virginia ay nagkakaisa na rin halos ng palagay na yao'y may kahirapan nang makatawid.

Si Velia man nama'y nakararamdam na rin ng kanyang malubhang kalagayan, sapagka't ang malimit na pagaanasan ng kanyang ina at ni Marcelo, ay hindi nalilihim sa kanya. Sa mga hapis na mukha ng kanyang mga tagapagalaga ay nakikita niya halos ang malungkot na kahahangganan ng kanyang buhay. Siya'y batangbatang mamámatay ng di man lamang matutupad ang lubusang pagtitibay ng kanilang pagsisintahan ni Marcelo. Datapwa't, ¡kailangang sumangayon sa tadhana ng palad!...

—Marcelo, ¿bakit ka nalulungkot? ¿ano ang inaiiyak mo?—ang minsa'y sinabi ni Velia sa binata nang makita itong lumuluha sa kanyang tabi.—¿Nalulungkot ka ba, sapagka't nalalaman mong ako'y mamámatáy? ¡Oh, Marcelo, may matuwid kang lumuha! Datapwa't, ipayapa mo ang iyong loob, sapagka't mamámatáy akong tataglayin ko ang matamis mong pangalan sa kabilang buhay; mamámatáy akong ikaw ang tanging laman ng aking gunita; mamámatáy akong kandong ng lubos na paniwalang ako'y iniibig mo at hindi malilimot kailan pa man...

—¡Velia!—ang di napigil na sagot ni Marcelo, na sinundan ng pahikbihikbing panangis.

—Marcelo, huwag kang lumuha. Ipayapa mo ang iyong loob.

Si prinsesa Virginia ay tumatangis din, palibhasa'y inang nagmamahal; tinangkang magsalita, nguni't pinipigil ng malaking sama ng loob.

—Inang—ang patuloy ni Velia,—inang ko, huwag

po kayong mahapis; sangayunan natin ang kalooban ng̃ Dios...

At pinilit na siya'y makabangon at niyakap ng̃ buong higpit si Marcelong kanyang giliw at si Virginiang kanyang pinakamamahal, saka marahang nagwika:

—¡Oh! kung inyong matatanto lamang ang kalakhan ng̃ aking pagibig at pagmamahal sa inyo... ¡Kay laking ligaya marahil ng̃ aking kaluluwa kung ako'y maaaring mabuhay sa inyong piling sa habang panahon!...

—Velia, hindi ka mamámatáy; mabubuhay ka pang ukol sa akin, sa iyong Marcelong pinakamamahal—ang sambot ng̃ binatang lumuluha.

—At ukol din naman sa iyong ina, Velia ko—ang sagot ni Virginia.

—¡Ay, hindi na! Ako'y mamámatáy na maligaya... Marcelo, ¿hindi mo kaya malilimutan ang iyong si Velia?

—Sa habang buhay ko'y hindi...

—¡Ay, Velia!... Walang kasinglaki ang kapighatiang dinaranas ko ng̃ayon, lalo't kung magunita ang kalagayan mo.

—Marcelo, huwag kang mahapis—ang magiliw na sabi ng̃ maysakit.

Nararamdaman ni Velia na untiunting nauubos ang kanyang lakas at ang kahulihulihang sandali ng̃ kanyang buhay ay palapit ng̃ palapit. Dahil sa kanyang pamumutla'y mistula na siyang bangkay. Ang ubong walang patid, at ang pagsisikip ng̃ dibdib niya ay nakararagdag pang lalo sa dinaranas niyang kahirapan; gayon ma'y malimit din siyang mang̃iti.

Si Virginia'y kasalukuyang binubusabos ng̃ isang pagkalungkot na walang katulad; at ¿sino ang hindi magkakagayon? Sa likod ng̃ may dalawampung taong pananabik na makita ang kanyang giliw na bunso, ay di masayod na kahirapan at paghihinagpis ang kanyang tinawid; at ng̃ayong makita na, ay kung bakit

nagmamalupit mandin ang tadhana sa pagputi agad ng̃ mahalagang buhay ng̃ pinakaiirog na anak.

Magbuhat nang mahiga si Velia, ang kanyang ina ay hindi lumalayo saglit man, sa kanyang piling. Nais makita ni Virginia bagama't kasakitsakit, ang kahulihulihang sandali ng̃ giliw niyang bunso, sakali mang ito'y hindi makatatawid.

Isang araw na ang magina lamang ang mg̃a tao sa loob ng̃ silid, si Velia'y pahimutok na nagpahayag sa kanyang ina ng̃ ganito:

—Nais ko nang mamatay, sapagka't talastas kong ako'y hindi na karapatdapat kay Marcelo. Ako'y hindi na karapatdapat sa kanya, palibhasa'y wala na sa akin ang karang̃alang sukat bagang maitumbas sa kanyang malinis at tapat na pagsinta... ¡Ay, si Kardenal Nelyanto ang siyang may kasalanan ng̃ lahat!... Gayon ma'y pinatatawad ko na rin siya... Datapwa't kailan man yata'y hindi ko maaaring siya'y tawagin o kilalanin man lamang na amá. Walang amáng makagagawa ng̃ gayong mg̃a paghamak at pagpapahirap na gaya ng̃ inasal niya sa akin. Kung sakasakali't siya'y magsadya rito at ipakiusap sa inyong makikipagkita lamang sa akin, ay bayaan na ninyong makapasok. Dalawang mahalagang bagay ang nais kong ihabilin sa kanya bago malagot ang aking hining̃a: Si Marcelo at ang Roma... Sabihin ninyo sa kanyang siya'y pinatatawad ko kung sakali't talaga ng̃ang pinagsisisihan niya ang walang katulad na kasamaang nagawa niya sa akin.

Lumalakad ang mg̃a araw ay patuloy naman sa gayong nakalulunos na kalagayan ang kapuspalad na si Velia. Malimit nang huming̃al, ang paghing̃a'y halos inaagaw na lamang at nanglalabo na't ibig nang kulabain ang mg̃a mata... Walang oras na di sinusumpong ng̃ pagkahibang, at sa kanyang pagkahibang lagi na lamang nasasambit ang ng̃alan ng̃ kanyang ina ay at ni Marcelo, at ni Kardenal Nelyanto, kung minsan.

Isang tanghali, sa laot ng̃ kanyang matinding

pagkahibang, ay nangusap ng̃ ganito.

—Inang, ¿saan po naroon si Marcelo?

—Nagpahing̃a lamang ilang sandali—ang marahang sagot di Virginia.—Siya'y pinapagpahing̃a ko, sapagka't halos ay wala nang naitutulog.

—Papariituhin po lamang ninyo siya, inang ko; ayokong mamatay nang di niya nakikita...

—Anak ko, ng̃ayon di'y paririto siya.

Pagkaraan ng̃ ilang sandali'y muling tumanong:

—¿Dumating na po ba si Marcelo?

—Siya'y natutulog pa anak...

—Ipatawag sana ninyo ng̃ayon din. Kailang̃an ko siyang makita... Kailang̃an ko siyang makausap... Ako'y mamámatáy na...

Ang panibagong masung̃it na kapalarang dumating na naman kay Marcelo ay waring nararamdaman ni Velia.

Ayaw sanang magpahalata si Virginia. dapwa't dahil sa pagpupumilit ng̃ maysakit ay tila mapipilitan din siyang magsabi ng̃ totoo.

Nang mapansin ni Veliang ang giliw na pinaghahanap ay wala roon, ay pinilit na maitaas ang ulo at nanggigilid ang mg̃a luha sa matang nagwika:

—Kaipala'y wala rito si Marcelo, at ayaw lamang ninyong sabihin sa akin ang katotohanan...

—¡Velia!... ¡Ay, ¡Velia!...

—¡Ah, sinasabi ko na ng̃a ba!—ang pahinagpis na turing ng̃ dalaga, at biglang inilagpak ang ulo sa unan at ipinikit ang mg̃a mata.

—¡Anak ko, Velia, anak ko!...

—¡Ay, inang!... Sabihin na ninyo sa akin ang totoo: ¿saan po naroroon si Mareelo? Ang kaba ng̃ aking dibdib ay nagsasabing siya'y hinuli na namang ng̃ mg̃a malulupit na kawal ng̃ Papa. ¡Ay!... ¡Mamámatáy ng̃a yata akong hindi na niya makikita!...

—Velia, huwag kang maghinagpis—ang malumanay na payo ng̃ kanyang ina;—totoo ng̃ang siya'y

wala rito, nguni't, hindi naman dinakip na gaya ng iyong hinala, kundi kusa siyang dumulog sa mga maykapangyarihan. Siya'y hindi maaano at makakabalik din ngayon sa iyong piling. Samantala'y huwag mo na muna siyang alalahanin, anak ko; ipayapa mo ang iyong loob at nang ikaw ay gumaling. Inaasahan kong si Marcelo'y palalayain.

—¡Palalayain!... ¿Inaakala ba ninyong siya nga'y hindi maaano?—ang tanong ni Veliang may kasabay ng isang ngiting malungkot.

—Oo, si Marcelo ay babalik...



# XV

## DAHIL SA PAGIBIG...

*Ang mga kaaway ni Nelyanto*

Bagama't may malapad na kapangyarihan si Kardenal Nelyanto, sa buong Italia nang kapanahunang yaon, ay di ñga iilan ang kanyang mñga lihim na kaaway. Ang pangyayaring ito'y hindi kaila kay Nelyanto; kung kaya't sino man sa kanyang mña kasamahan ay di ninya pinagkakatiwalaan ng kanyang mña lihim. Samantala, ang kanyang mña kaaway ay wala na lamang tañging inaabañgan kundi ang isang mainam na pagkakataon ñg kanyang pagkadupilas, upang siya'y pagtulungtulungang ibagsak at ng sa ganito'y mapalipat naman sa kamay nila ang kapangyarihang malaon na ñgang hinahawakan niya.

Sa kanya namang mña kaaway ay di nalilihim ang ilang mña pangyayari na kundi man may taglay na kapahintulutan ni Kardenal Nelyanto ay nalalaman naman nito, gaya halimbawa nitong sumusunod: ang pagkalipat ni Marcelo sa Palasyo ng Brastiglioni buhat sa ospital ng Santa Agata; ang hiwagang nakababalot kay Velia, na pagkatapos na makapagdanas ñg saring kahirapan, ay nagtamo ñg kapahintulutang siyang makapagalaga sa binatang may sugat; ang pagkabalisa ni Kardenal Nelyanto sapul ng makitang muli si Velia; ang pagkapaghatid nito sa tahanan ng Kardenal; ang pagmamalasakit nang gayon na la-

mang na ipinamalas ni prinsesa Virginia kay Marcelo at sa dalagang kapuspalad, at ang mg̃a bag̃ong kilos ng̃ Kardenal ukol sa kapalaran ni Marcelo at ni Virginia at ni Velia.

Sìnadya ni Kardenal Nelyanto na si Marcelo'y mapabilang sa mg̃a manghihimagsik na pinapanagot sa harap ng̃ mg̃a maykapangyarihan, at binayaan niyang yao'y maging isa sa mg̃a nahatulang bitayin, sapagka't ang kanyang tangka'y lihim na lakarin ang kaligtasan noon sa pamamagitan ng̃ kanyang kapangyarihan, upang maging dakila siya sa mg̃a mata ni Virginia at maging marapat naman sa ganap na kapatawaran ng̃ kanyang pinakaiirog na anak.

Si Marcelo Santucci ay isa ng̃a sa mg̃a nahatulan ng̃ hukuman na pugutan ng̃ ulo dahil sa mabigat na pagkakasalang pagtataksil sa Pamahalaan at sanhi rin naman sa napatunayang paratang na siya ng̃a ang nakamatay kay Sekko na isang kawal ng̃ Batikano. At ang kahatulang iyan kay Marcelo ay ipinadala karakaraka sa Papa upang mailagda naman nito ang nauukol sa pagpapatibay.

---

## *Ang Papa at ang Kardenal*

Hìndi dapat pagtakhang si Kardenal Nelyanto'y magkaroon sa kapanahunang yaon ng̃ isang kapangyarihang walang kasinglapad, sapagka't dahil sa pagkawalang kaya ni Pio IX, na siyang pinakamataas na pipuno ng̃ Simbahang Katoliko, Apostoliko Romano ng̃ mg̃a araw na yaon, na namamahala sa mg̃a kapakanan ng̃ Simbahan at ng̃ Pamahalaan, ay lubos ng̃ang inihabilin at ipinagkatiwalang ganap sa mg̃a kamay ni Kardenal Nelyanto ang kanyang kapangyarihan. Subali't, sa harap ng̃ mg̃a abutabot na mg̃a pagsusumbong at mg̃a mabibigat na paratang na inihahatid sa Papa ng̃ mg̃a lihim na kaaway ng̃ Kardenal, ay minarapat noon na hing̃ang paliwanag ito

at papagbitiwin pa ng̃ tungkol kung maaari, palibhasa'y nadagi na ng̃a si Pio IX sa sarisaring balitang natatanggap niya laban kay Nelyanto.

At isang araw ay ipinatawag ng̃ Papa si Kardenal Nelyanto sa kanyang tanggapan.

Sa ibabaw ng̃ kanyang mesa ay nakalagay ang kahatulang iginawad ng̃ Hukumang sumiyasat sa mg̃a manghihimagsik na karamiha'y nahatulan ng̃ang bitayin. At naroroon ang nasabing kahatulan sapagka't ipinaghihintay na ng̃a lamang ng̃ nauukol na lagda o kapasyahan ng̃ Papa.

Si Kardenal Nelyanto ay nasok sa tanggapan ng̃ Papa, na gaya ng̃ dating puspos ng̃ pamimitagan, nakahalukipkip at tung̃o ang ulong lumapit sa kanyang mataas na pinuno.

Siya'y mairog na pinaupo ni Pio IX sa isang magarang luklukang nasa tabi nito, at saka kinausap ng̃ ganito:

—Ipinagutos kong kayo'y paparituhin ng̃ayon, sapagka't nais kong mapagusapan natin ang ilang mahahalagang bagay na may malaking kinalaman sa ating Simbahan at sa ating Pamahalaan. Inaasahan kong lubos na ninyong napagtatalastas na tayo'y kasalukuyang tumatawid sa isang kapanahunang nababalot ng̃ malalaking suliranin, at mg̃a suliraning nararapat na pagaralang mabuti at lapatan sa lalong madaling panahon, ng̃ nauukol na kapasyahan.

At habang sinasabi ito ng̃ Papa ay maminsan-minsang pinagpapakuan ng̃ matatalim na titig ang kanyang kaharap na Kardenal.

Pagkarinig ni Nelyanto ng̃ mg̃a salitang iyan na bagungbago sa kanyang mg̃a pangdinig at kailanma'y di niya inaantay na mamumulas sa bibig na kagalang-galang ng̃ kanyang kausap, ay biglang dinalaw ang kanyang puso ng̃ malaking pagkabalisa at isinaloob na yaon na marahil ang mg̃a unang putok na nagmumula sa mg̃a nakatagong tanggulan ng̃ kanyang

mg̃a kaalit. Gayon ma'y hindi siya nagpahalata at buong lumanay na tumugon:

—Ang malaking pang̃anib na tinutukoy ng̃ Inyong Kamahalan ay nakaraan na pong maluwalhati. At sa mg̃a araw na ito na ang panghihimagsík ay ganap nang nasugpo sa tulong ng̃ Pransiang tapat sa atin, ay inaakala ko pong ang Inyong Kamahalan ay hindi na dapat magkimkim ng̃ munti mang pang̃amba sa panahong hinaharap.

—Kung tunay mang nasugpo ang panghihimagsik, gaya ng̃ inyong sabi, ay tunay rin namang marami sa mg̃a manghihimagsik na iyan ang buháy pa ng̃ayon— ang nakang̃iting ipinakli ni Pio IX.—Talastas kong sa pamamagitan lamang ng̃ isa kong lagda ay maaaring lipulin ang lahat ng̃ mg̃a taksil na iyan sa ating Simbahan. At siya ko ng̃ang inaakalang gawin na ang isa man sa mg̃a nahatulang bitayin ay huwag pagkalooban ng̃ patawad. Dapat ninyong maalaman, mabunying Kardenal Nelyanto, na hinang̃ad kong makausap kayo at pinaparito ng̃ayon hindi upang hing̃an ng̃ payo, kundi upang maitanong ko sa inyo ang mg̃a sanhing pinagbatayan ng̃ ating Hukuman sa pagkagawad ng̃ parusang kamatayan sa mg̃a kaaway ng̃ ating banal na Relihion at ng̃ ating malaking kapangyarihan sa ibabaw ng̃ lupa. Hang̃ad kong mabatid ninyong mabuti kung ano ang naging hatol ng̃ Hukuman sa mg̃a nagtaksil sa atin... Basahin ninyo ang kahatulang ito.

At iniabot kay Kardenal Nelyanto ang kasulatang nasa ibabaw ng̃ mesa.

Pagkatapos mabasa ng̃ Kardenal ang kahatulan, ay nagwika ng̃ gaya ng̃ sumusunod:

—Ako po'y lubos na nasisiyahan. Ang Hukuman ay nakatupad sa kanyang tungkulin sa pagpaparusa sa mg̃a nagkasala; at kung hindi niya ginawa ang gayon, ay nararapat na siya'y siyasatin at hing̃ang paliwanag. Sa harap ng̃ kahatulang ito, ay inaakala kong sumapit na naman ang kapanahunan o ang mabuting pagkakataon na maipamamalas ng̃ Inyong Kamahalan sa buong

mundo ang pagkamahahabagin at pagkamarunong magpatawad ng̃ Kinatawan o Kahalili ni Hesus dito sa lupa, sa mg̃a nagkakasala sa kanya...

—¿Ano ang ibig ninyong sabihin, mabunying Kardenal, sa ganyang mg̃a pang̃ung̃usap ninyo?—ang sunggab ng̃ Papa.

—Na ang kahatulang ito ay nararapat pawalang bisa, sapagka't kung hindi ay walang pagsalang makagagawa tayo ng̃ laban sa ipinaguutos ng̃ dakilang Lumikha, o sa lalong maliwanag, ay tayo na rin ang unaunang magkukulang sa Katarung̃an. Inaakala ko pong ang nararapat ay pagkalooban ninyo ng̃ kapatawaran ang lahat ng̃ mg̃a taong nahatulang papagdusahin sa habangbuhay o kitlan kaya ng̃ hining̃a sa itaas ng̃ bibitayan. Sa ganya'y makagagawa po tayo ng̃ isang malaking bagay na naaalinsunod sa banal na simulaing ito ng̃ Ebanghelio: Magpatawad sa nagkasala.

—Datapwa't, sa ibabaw ng̃ pagkahabag—ang pakli ng̃ Papa—ay nararapat malagay at maghari ang Katarung̃an. Nararapat na ang mg̃a nagkasala ay pugutan ng̃ ulo upang maging aral sa ng̃ayon at sa hinaharap. Kailang̃ang pagtibayin ng̃ aking lagda ang kahatulang ito, sapagka't ang dugong dadanak sa itaas ng̃ bibitayan ay siyang makapagpapabalik-loob sa mg̃a lumalabag sa Kahalili ng̃ Dios dito sa lupa...

—Ipagpatawad po ninyong sabihin ko—ang sambot ng̃ Kardenal—na ang Inyong Kamahalan ay nagkakamali. Ang hatol na kamatayang ilalapat natin sa mg̃a nagkasala ay siya ring hatol na inaakala kong tatanggapin bukas-makalawa ng̃ Batikano at ng̃ kapangyarihan ng̃ Simbahan sa buong mundo. Sa ganang akin, ang Inyong Kamahalan ay dapat nang masiyahan sa ganap na pagkalupig ng̃ ating mg̃a kaaway. Sa palagay ko, sa mg̃a araw na ito, ay wala na lamang inaantay ang buong mundo kundi ang biyaya ng̃ kapatawarang nararapat ng̃ang ipagkaloob ng̃ Kahalili ni Kristo sa tanang mg̃a nagkasala. Ang kamay na nagsasabog ng̃ biyaya, ay hindi maaaring magpatibay ng̃ isang

hatol na kamatayan. Alalahanin po ninyo, Kagalang-galang na Panginoon, na si Hesus ay siyang unaunang nagpatawad sa mga taong lumapastangan, nagparusa, at pumatay sa kanya. ¿Diyata't tayong mga nagpapanggap na Kinatawan o Kahalili ni Hesukristo dito sa lupa ay siya lamang unaunang sasalungat sa magandang aral na iyang iniwan sa atin ng Dakilang Mananakop?...

—Kung kami ma'y tinatawag na Papa ay hindi totoong di nakagagawa ng mga pagkakamali—ang matigas at makapangyarihang sagot ni Pio IX.—Ang katarungan ng Dios at katarungan ng Tao ay dapat matupad. Nasabi ko na: nararapat mamatay ang mga nagkasala... Sa paggawa natin ng anomang bagay na naaayon sa budhi, ay hindi kailangan at lalong hindi nararapat na tingnan pa natin o katakutan kaya ang paghahaka o kahatulan ng mundo. Tayo ang hari ng mga hari... Kung nagpatawad man si Kristo, ay sapagka't ang kanyang pagka-Dios ang gumawa ng gayon; datapwa't ako'y tao, at hindi Dios na tulad ni Hesus. Bukod dito, si Kristo ay hindi naging hari, sapagka't kung siya'y naging gayon, ¿kailan niya iaaral ang gawang magpatawad sa nagkasala?...

—Ang Inyong Kamahalan ay lumalapastangan sa Dakilang Lumikha...—ang magalang ding pakli ng Kardenal.—Kung sa mga sandaling ito'y bababa lamang sa inyong pagiisip ang diwa ng Espiritu Santo, ay walang pagsalang malilinawan ninyo na ang gawang magpatawad sa nagkasala ay siyang naghahatid sa tao sa pinto ng kaluwalhatian...

—¡Sukat na!—ang pagalit na sambot ng Papa—Ngayon ako naniwalang kayo nga'y isang suwail sa Simbabahan at isang taksil sa Pamahalaan—at sumuntok ng ubuslakas sa ibabaw ng mesa, na ikinapahulog tuloy ng isang estatuwa ng birheng naroroon, at nangdidilat ang mga matang pinagsabihan si Nelyanto ng gayari:

—Lumuhod ka ngayon din sa harap ko at igalang mo ang kapangyarihan ng Dios na sumasaakin.

Ang Kardenal ay hindi man lamang nagitla sa inan

yong ito ng̃ kanyang kausap, palibhasa'y hinulaan na niya sa kanyang sarili na sa gayon ng̃a matatapos ang pagpapanayam nilang yaon. Nakang̃iting nagtindig at sumagot ng̃ ganitong animo'y walang anomang malubhang nangyayari:

—Nagkakamali po kayo...

—Oo, ikaw ay isang taksil—ang matigas na ulit ng̃ Papa.

—Lubos pong namamali ang Inyong Kamahalan. Napaghahalatang kayo'y natatang̃ay ng̃ mg̃a sulsol ng̃ aking mg̃a kaaway... ¿Ano pong pagkakasala ang nagawa ko't ako'y ginamitan ninyo ng̃ ganyang magagaspang na salita? ¿Mayroon ba kayong mg̃a katibayang mapanghahawakan sa pagpaparatang sa akin ng̃ taksil sa Pamahalaan at suwail sa Simbahan?

—Mayroon, at unauna nang katunayang mapanghahawakan ko'y ang ganyang mg̃a pang̃ang̃atuwirang iginigiit mo ng̃ayon sa akin...

—¿Na ako'y taksil? ¿At sino ang pinagtaksilan ko?...

—Huwag ka nang magmang̃amang̃ahan. Nalalaman kong DAHIL SA PAGIBIG mong magkaroon ng̃ higit pang kapangyarihan, ay nakipagkasangdugo ka sa mg̃a kaaway ng̃ Simbahan...

—¿Sino ang nakapagbulong sa inyo ng̃ ganyang walang kasinglaking kabulaanan? ¿Sino po ang may likha ng̃ ganyang katakata? ¿Mapatutunayan baga ninyo ang napakaimbing paratang na iyan sa akin?—ang sunudsunod na itinanong ni Nelyanto sa kanyang kausap, na namumula ang mukha sa matinding galit.

—Hawak ko ang katunayan ng̃ aking mg̃a sinasabi —ang sagot ng̃ Papa.

Napaguhit sa gunita ng̃ Kardenal ang pang̃alan ni Marcelo.

—Hindi ko mawatasan ang ibig ninyong sabihin—ang marahan namang ipinakli ni Nelyanto.

—Mawawatasan at kailang̃ang mawatasan mo ng̃ayon ang ibig kong sabihin. Labis kong nalalaman na ang pinakananasa mong mangyari sa mg̃a araw na ito ay ang huwag kong pagtibayin ang kahatulang ito na

nasa kamay ko. At ang hañgad mong iyan ay buñga nğ iyong pagasang makapagdudulot nğ maiinam na pagkakataon sa sariling kapakanan mo lamang at di nğ Simbahan...

—¿Iyan po bang mğa sinasabi ninyong iyan na pawang bulong lamang sa inyo nğ aking mğa kalaban, ay talagang pinaniniwalaan ninyo?—ang sunggab nğ Kardenal.—Kung pinaniniwalaan ninyo, samakatwid ay lalong may halaga sa inyo ñgayon ang kanilang salita at pagpapayo kaysa aking mğa palagay at pangungusap na sa mula't mula pa'y siyang nagiging diwang pumapatnubay sa inyong mğa pamamalakad sa buong mundo. Sila, silang mğa kaaway ko ang inyong dinggin at pahalagahan; tingnan ko lamang kung mapapanuto at mapapawasto ang pagsasagawa at pagpapatupad nğ mğa simulain nğ Batikano... Yamang nabuksan na rin lamang ang bagay na iyan; magsabi nğa kayo ñgayon nğ tapatan: ¿Sino sa aming mğa kardenal ang unaunang pinagkakautañgan ninyo nğ kapangyarihang tinataglay ninyo ñgayon? ¿Ako, o ang aking mğa kaaway na ibig ninyong paniwalaan? ¿Maikakaila ba ninyo na ako ang tañging nagmamalasakit at nagpupunyaging manatili sa habang panahon ang kapangyarihan nğ Papado sa ibabaw nğ lupa? Kung di sa aking tapat na pagtatanggol sa inyo at sa ating Simbahan, ay di sasalang noon pang araw, sa mğa nakaraan pang himagsikan, ay gumuho na't sumambulat ang kapangyarihan nğ Roma. ¿Anong kabutihan at pagmamalasakit sa ating Simbahan ang nagawa sa himagsikang ito nğ aking mğa kaaway na kinikilingan ninyo ñgayon? ¡Wala!... ¿At kayo? ... ¿Mayroon ba kayong tulong na naibigay sa mğa kawal nğ Pamahalaan o sa akin, sa harap nğ nangyaring muling pagkabigo nğ mğa manghihimagsik? ¿Saan kayo naroroon nitong mğa huling araw na pagaalab nğ himagsikan?... Saan pa, kundi sa mğa halamanan nğ Batikano at nğ Kirinal; nagpaparaan nğ oras sa gitna nğ kasayaha't katuwaan, at di man lamang nagunita ang malaking unos nğ taong bayang muntik nang magguho sa matibay na gusali

ng̃ Batikano. ¿At ng̃ayo'y ako pang ito ang inyong pararatang̃an ng̃ taksil, dahil lamang sa sumbong at pagkainggit ng̃ mg̃a kaaway ko?...

—Sila'y hindi nagpaparatang lamang. Ako'y may iningatang mg̃a katunayan ng̃ iyong pagtataksil...

—¡Nagpaparatang at nagsisinung̃aling!—ang napolakas nang pakli ni Nelyanto, sapagka't di na nakapagpigil sa malabis na pagmata sa kanya ng̃ Papa.

—¡Lumuhod ka, taksil!... ¡Lumuhod ka sa harap ko, tampalasan!—ang malakas na isinigaw ng̃ Papa na nabigla sa di inaantay na asal at anyong iyon sa kanya ng Kardenal.—Mamili ka sa dalawa: ¿Hihing̃i ka ng̃ kapatawaran sa nagawa mong pagtataksil at pagkapaslang sa Simbahan, o ng̃ayon di'y babawiin ko ang kapangyarihang ipinagkaloob ko sa iyo?...

—Sino ma'y hindi makababawi sa akin ng̃ kapangyarihang kimkim ko, kailanma't hindi ko binibitiwang kusa; at ako ang tang̃ing may karapatan lamang maghawak ng̃ayon ng̃ kapangyarihang iyan. Dapat ninyong talastasin na sa araw na lisanin ko ang Batikano, ay siyang araw ng̃ pagkaguho ng̃ kapangyarihan ng̃ Simbahang Romano sa buong daigdig at siya rin namang ganap na paglagpak ng̃ aking mg̃a kaaway.

—Nelyanto, sa harap ng̃ iyong Pang̃inoon, sa harap ng̃ Bikario ng̃ Dios, ¿diyata't nakapang̃ang̃ahas kang magsasagot ng̃ ganyan?

—Panahon na itong dapat alisin ang maskarang nakatatakip sa ating mg̃a mukha, at panahon na ring nararapat hubdin ang balatkayong suot natin sa katawan. Tayong lahat na nagpapanggap na Kahalili ng̃ Dios, ay paraparang mg̃a tao ring tulad ng̃ sinomang tao dito sa lupa. Talastas natin kapwa, kung bakit tayo gumagamit ng̃ ganyang mg̃a pamagat. Alam din naman ninyo na tayo'y nararapat magtulung̃an. Ako'y walang magagawang anoman kundi tatanggap ng̃ inyong tulong, gayon din naman kayo kung pagkakaitan ko ng̃ ganang akin. ¿Ano ang isinumbong sa inyo ng̃ aking mg̃a kaaway? ¿Na ipinagutos kong pa-

labasin sa ospital ng̃ Santa Agata ang isang manghihimagsik na may sugat, upang siya'y mapalipat sa palasyo ng̃ Brastiglioni? Kung ganito ng̃a ang ipinagsuplong sa inyo, ay wala silang sinabi kundi ang katotohanan. Datapwa't, ¿talastas kaya nila kung bakit ko ipinagutos ang gayon? ¿at alam ba naman ninyo?... Ang manghihimagsik na yao'y isa sa mg̃a nahatulang bitayin; ng̃uni't siya'y nararapat maligtas; kailang̃an ko ang kanyang kaligtasan.

—Kung gayo'y inaamin mo ang iyong pagtataksil...

—¿Pagtataksil?... ¿Nalimutan na ba ninyo ang di kakaunting mg̃a nagkasala na nilakad kong mang̃abitay? ¿At nalimutan na rin ba ninyo ang karapatang ipinagkaloob sa akin na ako'y makapagliligtas sa sino mang aking ibig, kailanma't mamarapatin ko ang gayon?

—¡Hindi!... Ang taong iyan na ibig mong maligtas, ay hindi nararapat magkamit ng̃ kapatawaran. Talastasin mo, at isinusumpa ko, na siya ay matatapos sa bibitayan.

—¡Ah!—ang paang̃il at pahimutok na tugon ni Nelyanto—Tingnan natin... Si Marcelo'y makaliligtas at dapat makaligtas. Ang ibang nahatulang bitayin ay hindi ko pinakikialaman: nasa sa inyong lubos ang hulinpasya ukol sa kanilang magiging palad; subali't, si Santucci ay nararapat ng̃ang magkamit ng̃ kapatawaran.

Nagsisikip na ang dibdib ng̃ Papa sa di matingkalang pagkapoot dahil sa walang habas na mg̃a pang̃ung̃usap na binibitiwan sa kanya ng̃ Kardenal, at upang maipakita rito na siya'y may higit na kapangyarihan kaysa kanyang kausap na nagmamataas ng̃ gayon na lamang, ay halos pasigaw na sinabi ang ganito:

—Makaliligtas ang lahat, ng̃uni't si Marcelo lamang ang hindi...

—¡Oh!... Ng̃ayon tayo magkakatalastasan—ang matigas din sagot ni Nelyanto.—Makaliligtas si Marcelo sapagka't gayon ang ibig kong mangyari, sapagka't

kailangan ko siyang mabuhay... Kaipala'y di lamang ninyo nababatid na ako'y may isang anak na babaing maganda, kasingganda ng larawan ng La Purisima na nasa harap ninyo ngayon, at marahil ay maganda pang di hamak sa larawang iyan. Siya'y iniibig ko ng buong puso, minamahal ko ng buong kaluluwa, sapagka't siya'y bungang malinis ng pagibig kong pinakadalisay na aking naramdaman sa tanang buhay ko... At ang anak kong iyan, na isa nang dalaga sa mga araw na ito, ay umiibig sa isang binatang sa kasawiang palad ay napabilang sa mga manghihimagsik, at siya ri't di iba ang si Santuccing inihihingi ko sa inyo ngayon ng kapatawaran. ¿Nababatid na baga ninyo ngayon kung bakit ganyan na lamang ang pagpupumilit kong huwag mabitay ang manghihimagsik na iyan?

—Ang lahat ng mga sinabi mo, sa aking palagay, ay isang kawingkawing na mga kasinungalingan. Datapwa't, magkatotoo mang sakali ang iyong mga ipinahayag, ay ikaw, higit kaninoman, ang siyang nararapat sisihin, sapagka't siyang unaunang maysala. Hindi ko nais na magpausbong ng ganyang mga kasamaan.

—¿Kasamaan bang itinuturing ninyo ang umibig sa isang anak?

—Ang pinakamalaking sama dito sa mundo; kailan ma't aalagatain na ang anak na iyan ay sa isang Kardenal na tulad mo, sapagka't hindi na kaila sa iyo na ang pare o tayong mga nagtuturing na Kinatawan ng Dios dito sa lupa, ay hindi nararapat magkimkim sa puso ng ganyang mga damdamin. .

—¿Hindi ba naman ninyo nababatid na ang mga pare, ang mga obispo, ang mga kardenal na gaya ko at gayon din ang Papang tulad ninyo, hindi baga ninyo nababatid, inuulit ko, na tayong lahat ay pawang mga taong tunay, na katulad ng sinomang taong nilalang ng Dios?... Nasabi ko nang minamahal ko ang aking anak, at nais kong ang binatang kanyang iniibig, na dili iba't si Marcelo, ay makaligtas sa

kamatayan. At alangalang sa tanang mg̃a nasabi ko na, ay lubos akong umaasa na ang buhay ni Marcelo ay inyong igagalang. Dapat ninyong talastasin na akong kausap ninyo ay si Kardenal Nelyanto...

—At ako namang kaharap mo ay ang Papa na siyang hari ng̃ mg̃a hari at pinunong makapangyarihan sa buong daigdig. Dapat mo ring matalastas na ang kalooban ko'y hindi maaaring magapi ng̃ isang pagbabantang bung̃a ng̃ kayabang̃an. Kailanma'y hindi ko ipahihintulot na malabag ng̃ sinoman ang kagalanggalang na Katarung̃an ng̃ Dios, upang makapagbigay-loob lamang sa isang naliligaw sa landas na tulad mo.

—¡Katarung̃an!... ¡Mainam na Katarung̃an!... ¿Katarung̃an bagang matatawag ang kumitil ng̃ buhay ng̃ isang tao kahi't ang taong ito'y nakagawa ng̃ lalong pinakamabigat na kasalanan? Sabihin ninyo sa akin: ¿Sino ang nagpatibay ng̃ kaparusahang iyan?...

—¡Sukat na ang mahabang salitaan!—ang makapanyarihang sagot ng̃ Papa.—Dapat maghari kailanman ang Katarung̃an.

—Hindi ang Katarung̃an ang dapat ninyong sabihin, kundi ang malabis na pagiimbot at paghahariharian... Kalabisan na ng̃a ang tayo'y magtagal pa ng̃ paguusap. Si Marcelo'y makaliligtas, sapagka't gayon ang dapat mangyari. Bago tayo maghiwalay, kataastaasang pinuno ng̃ Kakristianuhan at Hari sa Roma at hari ng̃ mg̃a hari, ay nais ko pa ring matanto ninyo ang sumusunod: Na ako, si Kardenal Nelyanto, sa bisa ng̃ malapad na kapangyarihang ipinagkaloob sa kanya ni Pio IX na kaharap ko sa mg̃a sandaling ito, ay buong higpit kong lalakarin sa kanino mang kinauukulan na ang buhay ni Marcelo Santucci ay maligtas sa hatol na kamatayang iginawad sa kanya ng̃ hukumang inihalal ng̃ Batikano. Ipinamamanhik ko lamang sa Inyong Kamahalan na pagnilaynilaying maigi ang lahat ng̃ mg̃a nasabi ko na.

Ang Papa, sa harap ng mga huling sinabing ito ng Kardenal, ay parang sinulot sa kanyang pagkaka-upo. Hindi na kaila sa kanya kung gaano kalapad ang kapangyarihan ni Nelyanto. Ang mga banta nito'y hindi nga malayong mangyari, kailanma't pa-ngangatawanan niya ang pagpapabitay kay Marcelo. Wari bagang siya'y naiinis, nanganganapos ang hiningang tila may sumasakal sa kanyang liig. Kung sa bagay ay talastas niyang isang malaking paglapastangan ang sa kanya'y ginawi ni Nelyanto sa mga sandaling yaon; nguni't matay niyang isipin ang kapangyarihang hawak niya ay nagmumula lamang sa angkin ni Nelyanto, palibhasa'y pinuno lamang siya sa turing at wala ngang ibang gumaganap ng kanyang mga ka-rapatan at kapangyarihan, kundi ang Kardenal na kanyang nakasumang ng di inaantay. Gayon ma'y hindi siya nagpahalata ng kanyang pagkilala sa sa-riling kahinaan, at pinilit na mapalaki ang boses sa pagsasabi ng ganito:

—¡Sumulong ka, ahas na makamandag!... Lumabas ka ngayon din sa aking tanggapan, kung di mo ibig na ang ulo mo'y magkadurugdurog sa aking mga paa...

Ang Kardenal ay walang itinugon kundi isang ngiting pilit, at nilisan ang tanggapan ng Papa na animo'y lumabas lamang sa sarili niyang bahay.

Nang mapagisa na si Pio IX, ay saka pa lamang naibulalas ang kanyang pagngingitngit sa Kardenal, sa pamamagitan ng di miminsang pagsuntok sa kan-yang mesa at pagsasalita ng mga paglait laban kay Nelyanto.

—¡Talagang hindi maaari!... Ano man ang mang-yari'y mabibitay na walang pagsala ang manghihi-magsik na iyan na ibig niyang maligtas—ang sa hu-li'y pinagtibay sa loob ng Papa.

Pagkaraan ng ilang sandali ay nagtindig sa pagka-kaupo, hinawakan ang hatol na kamatayan na nag-hihintay ng kanyang lagda, upang pagtibayin ang la-hat ng mga nasasabi roon; datapwa't nang itititik na

lamang ang kanyang pañgalan, aywan ba kung bakit parang may isang lihim na lakas na pumigil sa kanyang kamay. Kaipala'y dahil sa pañgamba sa mabibigat na banta ng̃ Kardenal, at di sa pagkahahabag sa mg̃a bibitayin, ang sanhi ng̃ paguulikulik niya sa pagpapatibay sa nasabing kahatulan.

Di nalauna't ang pintong lihim ng̃ kanyang tanggapan ay nabuksan at doo'y pumasok ang isang paring may mataas na katungkulan sa Batikano. Siya ay mataas, putlain, lawit ang labi at mg̃a matang matatalim. Siya ang pinakamahigpit na kaaway ni Kardenal Nelyanto. Pasugod, ng̃uni't magalang na lumapit sa likmuan ng̃ Papa, at pabulong na nagwika:

—¿Bakit po natitigilan ang Inyong Kamahalan? ¿Natatakot baga kayo sa kanyang mg̃a banta? Huwag po ninyong paniwalaan ang kanyang mg̃a sinabi, sapagka't pawang bung̃a lamang ng̃ kayabang̃an at pagmamataas.

Sa mg̃a paunang sinabing ito ng̃ pari, ay nagbagong akala ang Papa.

Ang kaaway ni Nelyanto ay nagpatuloy sa pagsasalita.

—Sa mg̃a sandaling ito'y di sasalang inihahanda na ni Nelyanto ang paraan upang makapagtanan ang mg̃a manghihimagsik na nang̃ahatulang bitayin, sa kinapipiitan nilang bilanggunn. Naghahanda na ng̃a siya marahil...

Hinawakan ng̃ Papa ang kanyang panulat.

—¿At ano ang malay natin kung bukas na bukas di'y agawin na niya sa inyo ang inyong "tiara" upang siya na rin ang maglagay sa kanyang noo?...

Dahandahang ibinababa ng̃ Papa ang kanyang kamay na may pigil na panulat. Samantala'y patuloy ang pari sa kanyang matalinong pangaakit:

—At kung mapalipat na sa kanya ang inyong kapangyarihan, ay inaakala kong gagantihin pa kayo ng̃ pagdusta at paghamak: ipang̃ang̃alandakan ang inyong kahinaan at ipamamalitang kayo'y duwag...

yong sabihin ay nahatulan akong kitlan ng̃ hininga sa itaas ng̃ bibitayan?

—Huwag kang malungkot, kapatid ko. Tibayan mo ang iyong loob. Ang kamatayan ay isang malungkot na batas ng̃ kalikasan na nakasasaklaw sa lahat ng̃ tao at sa lahat ng̃ bagay dito sa sangdaigdig. Ang taong pantas man at palaisip ay nagtutung̃ó ng̃ ulo sa harap ng̃ ganyang tadhanang pang kalahatan. Ang pagsangayon sa kalooban ng̃ Lang̃it ay isang kabanalang kalugudlugod sa mata ng̃ Dios... Totoo ang sabi mo, kapatid ko, na ikaw ay nahatulang bitayin, at ilang sandali na lamang ang nalalabi sa iyong buhay. Ang kasalanang nagawa mo'y napakalaki sa harap ng̃ Katarung̃an ng̃ tao at ito ang nagpaparusa sa iyo. Ang ulo mo'y mapapahiwalay sa iyong katawan at ipakikita sa bayan, sa pamamagitan ng̃ berdugong gaganap ng̃ kahatulan.

—Ang mg̃a paghahariharian lamang sa Roma ang papatay sa akin, ng̃uni't hindi ang di nagkakamaling hatol ng̃ isang bayan—ang buháy na loob na itinugon ng̃ binata.

—¿Ano ang ibig mo, kapatid ko?... Ang pagkakasalang nagawa mo ay napakalaki, walang katulad halos, kung kaya nama't nasa matwid ang kahatulang iginawad sa iyo ng̃ Hukuman ng̃ Papa. Subali't huwag mong isaloob na ang lahat ay nawala na sa iyo, hindi... Ang kapatawaran ng̃ Dios ay maaari mo pang kamtan. Nararapat ang ikaw ay dumulog sa isang kinatawan ni Hesus dito sa lupa, upang matulung̃an ka niya sa paghing̃i ng̃ kapatawaran sa Dakilang Lumikha. Mang̃umpisali ka pagsisihan mo ang iyong nagawang sala, na totoong kailang̃an mo sa mg̃a sandaling ito, at makikita mo pagkatapos na ang pinto ng̃ Lang̃it ay nakabukas sa pagtanggap sa kaluluwa mong nagsisi at nakalagan dito sa lupa ng̃ isang paring tulad ko. Ako ng̃a'y isang kahalili ng̃ Dios at buong puso kong inihahandog sa iyo ang lahat ng̃ aking makakaya sa ikali-

ligtas ng̃ iyong kaluluwa. Ang buhay mo'y hindi ukol sa mundong ito, kung kaya't dapat mong matamisin na mapalagak dito ang iyong katawan. Huwag kang malungkot, aliwin mo ang iyong sarili at gunitain mong sa gagawing paglalakbay na walang hangga ay makakasama mo ang lima pang makasalanan na paraparang nagbalikloob na sa Dios. Hindi ng̃a dapat masira ang iyong loob, kapatid ko; lumuhod ka ng̃ayon sa harap ng̃ kinatawan ni Hesus at ipagtapat mo sa kanya ang lahat ng̃ mg̃a salang nagawa mo sa buong buhay. Kung sakali ma't itinatadhana na ng̃ Dios na ikaw ay papagdusahin sa kabilang buhay, sa bisa ng̃ iyong pang̃ung̃umpisal ay mababawasbawasan ang mg̃a hirap na iyong daranasin sa kaparusahang walang hangga, doon sa tinatawag nating kaharian ni Satanas... Mang̃umpisal ka ng̃a, kapatid ko; ikaw ay magkumpisal..

Sapagka't hindi na matagalan ni Marceio ang gayong mg̃a pang̃aral at paalala ng̃ pari, na hindi naman niya kailang̃an, ay nang̃ang̃atal ang labing sumagot:

—Hindi ako nang̃ang̃ailang̃an ng̃ sinomang kahalili ni Hesus, upang makarating sa harap ng̃ Dakilang Lumikha. Ang kamatayа'y hinihintay ko sa lahat ng̃ oras na taas ang aking noo at tahimik ang aking budhi. Lumabas ka rito at hindi kita kailang̃an. Yamang iilang sandali na lamang ang nalalabi sa aking buhay, ay bayaan mo akong magisa at huwag mong piliting maging masaklap ang mg̃a huling sandaling iyan, sa pamamagitan ng̃ iyong mg̃a pang̃aral at paalalang kalabisan na ng̃ang lahat sa akin.

—Kapatid ko, huwag kang padaig sa magdarayang hibo ng̃ dimonyo. Tibayan mo ang iyong loob at magnilaynilay kang mabuti. Ang Dios ay ama ng̃ Kabutihan, kung kaya't di niya ipahihintulot na ikaw ay mahulog sa impiyerno.

—Ayoko nang makarinig ng̃ ganyang mg̃a walang kabuluhang aral—ang nayayamot na pakli ni Marcelo.

—¡Hesus, Maria'y Hosep!—anang pari at itinitig

ang mĝa mata sa itaas.—Sinasabi na nĝa ba't ang diwa ni Satanas ay siya nang nakapananaig nĝayon sa kaluluwa nito.

—¡Lumabas ka!—ang pagalit na sambot nĝ binata —Bayaan mo akong matahimik sa mĝa sandaling ito. Hindi ko na ibig na marinig pa ang iyong nakayayamot na boses. ¡Lumayas ka nĝayon din!...

—¡Oh, talagang ang masama ay masama kailan pa man!... ¡Ikaw ang bahala! ¡Ang kaluluwa mo'y mahuhulog sa impiyerno!...

At ang paring nabigo sa kanyang tangka ay bumubulong at nagdidilim ang mukhang lumabas sa pitan ni Santucci.

—

## *Akala ko'y di na tayo magkikita...*

Pangatlong araw na nĝ pagaantay ni Velia sa pagbalik nĝ kanyang giliw.

Sa kanyang pagkakahilig sa hihigan, ay nababakas sa mukha niya ang malaking panghihina. Lubhang nakalulunos pagmalasin ang kanyang ayos at anyo nang mĝa araw na yaon. Ang malago niyang buhok ay nakalugay at magulong nakalawit.

Samantala, ang prinsesa Virginia'y payat na payat din at namumutla, dahil sa sunudsunod na pagkapuyat sa piling nĝ bunsong mandi'y hindi na makatatawid.

—Inang—ang minsa'y nasabi ni Velia sa kanyang ina,—dahil sa akin ay nagdaranas tuloy kayo nĝ sarisaring kahirapan. ¡Kaawaawa naman kayo!... ¿Bakit baga ako'y nagiging mabigat na pasanin at nakapagdudulot nĝ kapaitan sa lahat nĝ mĝa minamahal ko?...

—¡Hindi, Velia; hindi, anak ko!—ang agaw ni Virginia.—Ako'y maligayang maligaya na nĝayon sapagka't naririto ka na sa aking piling... Huwag mo na sana akong alalahanin. Ang sarili mo ang iyong sikaping gumaling at lumakas, upang kapwa tayo maging mapalad sa habang buhay.

—¡Ay, inang ko!... Gumaling man po ako'y hindi na ring liligayang lubos, kailanma't si Marcelo'y tuluyan nang mapapawalay sa aking piling at di ko na makikita man lamang.

—Siya'y babalik, Velia; huwag kang mabalisa.

—¡Ay, inang!... Nakikinikinita ko pong hindi na siya makababalik. Kung naririto lamang siya sa aking tabi, ay di na kailangan ang ako ma'y mamatay na. Ako sana'y mamamatay na maligaya at mapalad.

At inihilig ni Velia ang kanyang ulo sa dibdib ng̃ kanyang ina.

Walang panulat na maaaring makapaglarawan ng̃ mg̃a mapapait na damdaming tinataglay sa mg̃a sandaling yaon ng̃ puso ni Velia

Kinabukasan ng̃ gabi ay nakatulog si Velia ng̃ tahimik. Ang paghing̃a ay maluwag na ng̃ kaunti sa dati. ¿Tanda na kaya yaon ng̃ pagkaligtas niya sa malupit na kamatayan?

Gayon na lamang ang pagkatuwa ni Virginia sa namalas na pagginhawang iyon ng̃ kanyang bunso.

Hanggang kinabukasan ng̃ umaga'y nanatili si Velia sa gayong katayuan.

Nang magising at idilat ang mg̃a mata ay masaya na rin ang mukha.

Unang tinawag ang kanyang ina, hinawakan ito sa kamay, at marahang kinausap:

—¡Inang, kaysarap po ng̃ tulog ko! At kayinam ng̃ aking napanaginip!... Tayo raw ay nakatira sa isang marikit na bahay, sa mg̃a kabukiran ng̃ Sorrento. Kasama raw natin sa bahay si Marcelo. Ako'y maligayangmaligaya sa piling ninyong dalawa. Anopa't para na rin akong nasa loob ng̃ paraiso... ¡Anong inam na panaginip!... Ako'y magaling na, inang. Ibig kong tulung̃an ninyo akong makabang̃on. Samahan lamang ninyo akong makaalis at paghanapin nating dalawa si Marcelo. Nais ko siyang makita, ibig kong ibalita sa kanya ang aking napanaginip.

At di na inalalang baka siya mabinat.

Nagtindig na magisa si Velia sa kanyang hihigan, nagbihis, at pagkatapos ay pinakiusapang mabuti ang kanyang ina na siya'y samahan lamang manaog ng bahay upang mahanap si Marcelo.

Tuwangtuwa naman si Virginia nang makita ang gayong biglangbiglang paglakas ng kanyang bunso. Noon di'y itinanong sa kanilang mediko kung maaaring sundin niya ang kahilingan ng maysakit. Isinagot namang maari.

Ilang sandali lamang ang nakaraan at ang magina'y lumulan sa isang karwahe at napatungo sa bilangguan ng San Angelo.

Habang daa'y inuulitulit ni Velia ang ganitong mga salita:

—Marahil ay mauulol sa galak si Marcelo kapag nakita na akong magaling—saka sinusundan ng matamis na ngiti.

Hindi natagala't dumating ang magina sa kastilyo.

Pinahintulutan naman sila ng komandante o pinunong namamahala ng kastilyo, na makapasok at madalaw ang bilanggo. Sila'y pinasamahan pa sa isang tanodbilanggo hanggang sa piitan ni Marcelo.

Si Velia'y nakahawak sa isang bisig ng kanyang ina at lumalakad ng dahandahan.

Pagkabukas na pagkabukas ng pinto ng bilangguan ay sumalubong si Marcelong kipkip ng di maisaysay na panggigilalas.

Ang dalaga'y walang nasabing anoman: niyakap ng buong higpit ang giliw at ito'y pinapagsawa sa maaapoy na halik.

Si Marcelo'y natitigilan nga ng gayon na lamang. Hindi niya maubus-isipin kung anong himala ng langit ang nagdala kay Velia sa kanyang bilangguan. Sa malaking pagkabigla ay lubos siyang natubigan at magsalita-dili. Sa wakas ay bahagya na lamang nakapagsabi:

—¡Velia, akala ko'y hindi na tayo magkikita! Inaasahan kong ako'y mamámatáy na di na darating ang ganitong dakilang sandali sa ating dalawa. Ngayong makita

na kita, at ngayong tayo'y nagkakapalitan ng halik at nagkakayakap, ay makalilibo pa ngang minamatatamis kong kitlin na sa mga sandaling ito ang aking buhay, kung sadyang gayon ang magiging hatol ga akin..; ¡Mapalad na rin ako!...

Narinig na lahat ni Velia ang mga sinasabi ni Marcelo, nguni't halos ay wala siyang nawatasang isang salita man lamang.

—Ang pagibig at pagmamahal ko sa iyo, Marcelo ay napakalaki, walang hangga—ang wika ng dalaga—Ngayon ko lamang naramdaman itong katangitanging damdaming nararanasan ko sa mga sandaling ito... Ako'y wala nang sakit: ako'y magaling na... Dahil dito, kung kaya't ako'y umaasang mabubuhay pa ako ng maluwat. Ang lantang pagasa ko'y muling nanariwa sa bisa ng hamog ng paggiliw na natatanggap ko sa mga sandaling ito.., Tayo'y magkasama nang mabubuhay, ¿hindi ba Marcelo?... Umalis ka na rito. Halina at lumipat tayo sa mga kabukiran ng Sorrento. Doo'y isang bagong kaluwalhatian ang nagaantay sa atin...

Naaawang gayon na lamang si Marcelo sa nakalulunos na anyo ni Velia. Nahalata niyang hindi pa nalalaman ng kanyang giliw ang napakapait na kapalarang kanyang daratnin sa loob ng ilang araw na lamang. At upang huwag mabigla ang kanyang kasi, upang huwag magulap karakaraka ang langit ng mga matitimyas na pangarap ng kanyang giliw, ay hindi man lamang ipinahiwatig ang malupit na kahatulang katatanggap lamang niya: pinasayang pilit ang mukha at nagturing ng ganito:

—Oo, Velia. Tayo'y magsasama sa habang buhay. Bukas na bukas di'y lilisanin natin itong Roma. Ngayo'y hindi maaaring ako'y sumama sa iyo sapagka't ako'y nabibilanggo pa.

—Halina, Marcelo...

—¡Velia, Velia!—ang naihimutok na lamang ni Marcelo.

—Marcelo, dahil sa muling pagkikita nating ito ay lunod na lunod ang puso ko sa di maulatang katuwaan.

Sumama ka na sa amin, ngayon. Halina, Marcelo, at magsama tayo sa gitna ng kaluwalhatian. Ako'y hagkan mo, Marcelo... Hagkan mo ako...

Halos ay mawalat ang dibdib ng binata. Nalalaman ninyang ilang sandali na lamang ang nalalabi at siya'y dadalhin na sa bibitayan. ¿Marapat kayang ipaglihim pa kay Velia ang gayong napakasaklap at nakapangingilabot na kapalarang darating sa kanyang walang pagsala?... Ilang piping halik na ikinintal niya sa mga pisnging makinis ng dalaga, ang nais niyang makapaghiwatig dito, kung maaari, ng daratnin ng kanyang palad sa likod ng ilang sandali na lamang.

At ang mga piping halik na iyon ay sinundan ng isang pagyayakap na mahigpit.

Nasa ganitong kalagayan ang magsingirog nang biglang pumasok sa piitan ang makulit at nakayayamot na paring ipinagtabuyan ni Marcelo sa pagpupumilit na siya'y kumpisalin. At pagahasang pinagsabihan ang bilanggo.

—Kapatid... Dumating na ngayon ang huling sandali ng iyong buhay. Nakahanda na ang lahat, nakatayo na ang bibitayan at ikaw na lamang ang inaantay ng madla. Kasunod ko ang dalawang taong aalalay sa iyo hanggang sa mga huling sandali... Kung nais mo na ang iyong kaluluwa'y buong linis na makaharap sa maluwalhating sinapupunan ng Dios, ay magsabi ka sa akin. Ako, gaya ng pagkaalam mo ay isang Kinatawan ni Hesus...

Tinakpan karakaraka ni Marcelo ang mga taynga ng kanyang giliw upang hindi marinig nito ang mga kakilakilabot na pangungusap na iyon ng walang habag na "Kinatawan ni Hesus". Subali't hindi na nalihim kay Velia ang mapait na katotohanan ng gayong lalo pa manding masaklap na mga sandali. Hinigpitan pang lalo ang pagkakayapos sa binata, ipinikit ang dalawang mata at pinagtiim ang mga bagang...

Ang dalawang lalaking kasama ng pare ay duma-

luhong kay Marcelo at ito'y sinunggaban sa mg̃a bisig.

Samantala'y buong paglulumuhog na inihabilin ng̃ bilanggo sa dalawang lalaki, ang kanyang irog. at—

—Kahabagan po lamang sana ninyo ang babaing ito —aniya.

—Palabasin dito iyang babaing iyan—ang malakas na utos ng̃ pare.

—¡Huwag!—ang sa buhay na loob ay isinagot ng̃ binata:—Sinoma'y walang makasasalang sa kanya. Prinsesa, kayo na po sana ang bahala kay Velia...

Si Virginia na sapul pa noong pumasok ang pare at ang dalawang lalaki na kasama nito ay natubigan na sa kanyang pagkakatayo sa tabi ng̃ magsingirog, ay saka pa lamang natauhan sa huling binigkas na iyon ni Marcelo. Alang̃ani't nang̃ing̃inig ang katawang lumapit sa kanyang anak, ito'y inalalayan at inilayo kay Marcelo.

Masaya pa rin ang mukha ng̃ bilanggong nagturing ng̃ ganito:

—¡Velia!... ¡Velia!... Hindi totoong ako'y mamamatáy... Nananakot lamang sila... Sumama ka na sa inang... Lumabas na kayo rito... Magkikita rin tayong muli...

At pinabaunan ng̃ isang taimtim na halik ang irog na naghihinagpis.

Isang salita ma'y hindi na nakaimik si Velia. Ang mahigpit na pagkakayakap niya kay Marcelo ay hindi masawata ng̃ dalawang lalaki at ng̃ paring nakitulong na rin sa pagpigil sa gayong di matapustapos na pagpapaalaman ng̃ magkasi. Ang binata'y napabuntunghining̃a ng̃ malalim. Mayamaya'y nangdilat ang mg̃a mata ng̃ dalaga at pagkaraan pa ng̃ ilang̃ saglit ay nanglabo; ang bibig ay nakang̃ang̃a at aryong may sasabihin.

Si Velia'y hindi na umimik, hindi na nagsalita ng anoman; kaya pala'y nawalan ng̃ malaytao...

At, pagkaraan ng̃ mg̃a ilang sandali'y napansin na ni Marcelo na bangkay nang malamig ang kata-

wan ng̃ kanyang giliw na sapupo ng̃ kanyang mg̃a mapagpalang kamay.

Anopa't dahil sa kabigatan ng̃ mg̃a pasaning sabay-sabay na pumataw sa kaluluwa ng̃ dalaga, ay hindi na nakaya ng̃ mahina niyang lakas na ang mg̃a ito'y pagtiisan pa, kaya't natagutan na ng̃ hining̃a...

Nalagot ng̃a ang hining̃a ni Velia, sa mg̃a bisig ng̃ kanyang mutyang si Marcelo, gaya ng̃ sa tuwi-tuina'y kanyang pinakananasa, at nalagot ang kanyang hining̃a DAHIL SA PAGIBIG, sa pagibig na dalisay at walang kawang̃is sa isang pusong nagmamahal naman sa kanya ng̃ walang katulad...

—

*Patungo sa bibitayan...*

Ang lang̃it ay nasasaputan ng̃ maiitim na ulap, na animo'y ipinagluluksa na ang isang nakalulunos at kakilakilabot na pangyayaring tatanghalin sa araw na iyon sa siudad ng̃ Roma. Umaambon ng̃ bahagya.

Nagbubukang-liwayway pa lamang ay nang̃abulahaw na ang taong bayan dahil sa kumalat na balitang sa umagang iyon gaganapin ang pagbitay sa mg̃a manghihimagsik na nahatulang kitlan ng̃ hining̃a.

Ang mg̃a liwasang bayan at ang mg̃a lansang̃ang pagdaraanan ng̃ mg̃a kapuspalad ay nasiksik na ng̃ tao na paraparang nang̃asasabik makapanood sa gayong dapat ikapanghilakbot na kahatulan.

Nabuksan ang pinakamalaking pinto ng̃ kastilyo ng̃ San Angelo, at nang̃aglabasan ang mg̃a kawal na maghahatid sa mg̃a nahatulang bitayin. Pagkaraan ng̃ ilang sandali'y lumabas naman ang mg̃a bilanggong sawingpalad, na nang̃agagapos ng̃ daladalawa, sa pamamagitan ng̃ mg̃a naglalakihang tanikala.

Sa mukha ng̃ mg̃a bilanggong yaon ay napapalarawan ang katahimikan ng̃ budhi; subali't sa kanilang mg̃a mata'y nasisilip ang mg̃a pagng̃ing̃itng̃it ng̃ kaluluwa sa malupit na Papa at sa Pamahalaang mapaniil.

Anim na paring prayle ang nañgakaagapay sa mña bilanggo, at sa bawa't hakbang halos ay ipinakikita sa mña bibitayin ang kanikanyang taglay na santokristo. Wari bagang totoongtotoo sa kanilang loob ang gayong pagdamay at pagkahahabag sa mña nabibiñgit na sa kamatayan.

Si Marcelo Santucci ang nañgunguna sa lahat. Ang kanyang mukha ay namamarak, ñguni't masaya. Maminsanminsa'y inihahagis ang kanyang tiñgin sa mña taong nañgakahanay sa magkabilang dako nğ daan. Hinahanap na rin nğ kanyang mña mata ang bibitayang tatapos nğ wala sa panahon sa kanyang buhay.

Sa mña sandaling yao'y malimit magunita ni Marcelo ang Roma, ang siudad na kinakitaan niya nğ unang liwanag at pinakasisinta niya nğ gayon na lamang. Datapwa't, ¿naaalala rin kaya naman siya nğ kanyang bayan sa mña sandaling yaon? ¿At ano kaya ang niloloob noon tungkol sa kanyang magiging palad? ¿Ano ñga ang ginagawa nğ Roma, nahan ang Roma, sa mña sandaling yaon?

Nang mapatapat na sila sa isang lugal na tinutumbok nğ daang Monserrat na pinagkakatipunan nğ lalong maraming taong nañgagabang sa kanilang pagdaraan, ay nakita niyang nanghawi't nanulak nğ tao ang mña kawal na tumatanod at naghahatid sa kanila.

Sa daang Hulia ay may dalawang babaing naglalakad at nanghihiñgi nğ limos. Nang mabalitaang sa umagang yao'y may ilang bibitayin, ay nagaya sa ibang nagtuñgo sa daang Monserrat at inabañgan ang mña kapuspalad.

Ang isa sa mña babaing yao'y matanda na, payat at mababa, maputi na ang buhok at bulag ang dalawang mata. Ang isa nama'y bata pa, at sa kanyang ayos at anyo'y maisasaloob na siya'y anak nğ matanda.

Nang dumarating na ang pulutong nğ mña kawal at bilanggo, ang matanda'y yumakap sa kanyang kasama at ito'y marahang tinanong:

—Ernesta, ¿ano ba iyang ingay na iyan?

—Ang taong bayan pong nahahabag sa mga bibitayin sa umagang ito.

—¿At saan naroroon ang mga kapuspalad na iyan?

—Nangagdaraan, na pong kasalukuyan sa tapat natin...

Ang lakad ng mga bilanggo'y marahangmarahan. Daladalawa ang kanilang hanay at bawa't hanay ay binabantayan sa magkabilang tabi ng dalawa namang kawal.

—¿Nakikilala mo ba, Ernesta, kung sinusino sila?

—Hindi po, at aywan kung mayroong nakakakila sa kanila.

—Nais ko sanang matalastas ang kanilang mga pangalan—ang pahimutok na sabi ng matanda.—Pagmasdan mong mabuti, at tingnan mo kung mayroon kang nakikilalang kahi't isa man lamang.

Bahagya na lamang narinig ni Ernesta ang mga huling sinabi ng kanyang ina. Siya'y nagpipilit na makatiyad upang matanaw na mabuti ang pagdaraan ng mga tao at ng malaman kung sinusino ang mga nahatulang yaon.

Nang nagdaraan na halos sa tapat na tapat ng magina ang mga bibitayin, ang mga kawal na tagapagayos ng lansangan, ay nanghawi na naman ng tao na naggigitgitan at napagigitna sa daan. Sa pangyayaring ito'y napabungad sa daan ang magina, kung kaya't nagkaroon ng mainam na pagkakataon si Ernesta na makita niyang maigi ang mga inihahatid sa bibitayan. Walang anoano'y biglang narinig ang isang sigaw na ikinagitla ng lahat:

—¡Ernesta!... ¡Ina ko!...

Ang sigaw na iyon ay namulas sa dibdib ni Marcelo pagkatanaw sa dalawa.

—¡Marcelo!—ang sigaw rin naman ni Ernesta.

—¡Marcelo!—ang ulit ng matanda.

Sa likod ng may kung ilang taong hindi pagkikita nilang tatlo, ay nakilala rin ni Marcelo ang kanyang ka-

awaawang kapatid at ang lalo pang kaawaawang ina niya.

Tinangka ni Ernestang lumapit kay Marcelo at talaga sanang ito'y yayakapin, nguni't siya'y pinigil ng isang kawal na nakakabayo at pinilit siyang magbalik sa kanyang kinaduruonan.

Samantala'y patuloy ang pagsigaw ng matandang bulag:

—¡Anak ko!...

—¡Inang!—ang makawalat ng dibdib na sagot ng binatang bibitayin.

Di kaginsaginsa'y dalawang lalaki ang sasusulpot at dinaluhong ang magina, kapwa sinunggaban at dinala sa isang lugal na totoong malayo sa daang pinagdaraanan ng mga kikitlan ng buhay.

Si Marcelo'y niligid na mabuti ng mga kawal at halos ay ipagtulakan sa pagpapalakad. Ang gayong hindi inaantay na pagkikita nilang magiina ay nakapagpasariwa na naman sa sugat, sa malalim na sugat ng kanyang puso.

—¡Maanong hindi ko na sila nakita kung sila'y gayon at magkagagayon lamang!—ang sa sarili'y parang pahilakbot na nasasabi ni Marcelo, dahil sa malaking sakit ng loob sa kanyang nakitang pagpapalagay sa kanyang ina at kapatid.

At sapul nang mga sandaling yao'y lumalakad si Marcelong nasa malayo ang pagiisip. Ni hindi na niya halos naramdaman at napansin ang mga nangyayari sa kanya at ang kanyang mga dinaraanan.

—

## *¡Ilang sandali na lamang!...*

Nailabas na ang mga bilanggo sa kastilyo ng San Angelo upang dalhin sa bibitayan, nang makarating kay Kardenal Nelyanto ang balitang nilagdaan din ng Papa ang kahatulan sa pagpapabitay sa mga manghihimagsik. ¡Gayon na lamang ang kanyang panggîgilalas at

pagkabigla nang marinig ang mabilis at maingay na pagsasalimbayan ng mga batingaw na nangagbabalita ng malungkot at kakilakilabot na pangyayaring tatanghalin ng madla sa mga sandaling yaon!

Sinugod noon din ni Nelyanto ang tanggapan ng Papa. Nanginginig ang buong katawan sa matinding pagngingitngit, upang usisain dito ang mga sanhi ng gayong pangyayari at lakarin na tuloy ang kapatawarang hinihingi niya ukol kay Marcelo.

Si Pio IX ay dinatnan niya sa tanggapan nito, malungkot na nagiisip at mandi'y natatakot sa magiging bungang mapait ng kanyang lagdang ginamit sa pagkakapagtibay ng malupit na kahatulan sa mga manghihimagsik na ilang sandali na nga lamang at malalagutan na ng hininga sa itaas ng bibitayan.

—¿Ano ang inyong ginawa?—ang pagahasang ibinati ni Nelyanto sa Papa, pagsungaw na pagsungaw noon sa tanggapan nito.—Nilagdaan din pala ninyo ang kahatulang wala sa matwid at lihim na ibinigay pa sa aking mga kaaway, pagkatapos... Hindi rin ninyo pinakinggan ang bulong ng inyong budhi. Hindi na kayo nagnilay na mabuti. Pinayagan ninyong masawi ang isang buhay na hindi ninyo dapat masaklaw, sapagka't mahal sa akin at kung makailan inulit kong kailangang huwag mabilang sa mga dapat bitayin. Hindi na ninyo dininig ang isa man lamang sa aking mga inilahad na pagtatanggol at pagmamatwid sa ikaliligtas ng isang bilango. Kung gayo'y... ¡kayo ang bahala! Sa nangyaring iyan ay para na rin ninyong pinagtibay ang hatol na mabuwag ang kapangyarihan ng Simbahan, para na rin ninyong kusang hinanap ang pagkakabilad ng inyong karangalan at mabuting pangalan, at kayo na rin ang nagbukas ng daan sa ikasasawi ng aking mga kalaban. ¡Kayo ang bahala!... Lahat kayo, kayong lahat ay magbabayad sa araw ng pagsisingilan. Kikilanlin din ninyo ang malaking pagkakamaling nagawa, subali't makikilala ninyo ng huli na sa panahon... Kung hangad ninyong huwag mangyari ang lahat o ang isa man

lamang sa mga pinanganganiban kong kasakunaang walang pagsala ngang darating dahil sa pagkasawi ng mga manghihimagsik na iyan, ay wala kayong tanging nararapat gawin ngayon kundi ang lumagda sa isang ganap na pagpapatawad sa mga bibitayin. Lagdaan ninyo ngayon din ang kapatawaran, hangga't may panahon. Marahil ay aabot pa naman sa kanila...

At pagkasabi nito'y iniladlad ng Kardenal sa harap ni Pio IX ang isang papel na kinasusulatan ng ganap na pagpapatawad ng Papa sa lahat ng nahatulang bitayin sa umagang yaon.

—¡Hala!—ang humahangos na sabi ni Nelyanto sa Papa,—lagdaan ninyo ito ngayon din at nang umabot...

Ang Papa, sa harap ng gayong mandi'y utos at mandi'y pakiusap ng Kardenal, ukol sa ikaliligtas ng mga nahatulang bitayin ay alinlangang sumagot ng ganito:

—Hindi ko malaman kung saan ako patutungo... Hindi ko matanto kung ano ang dapat kong gawin... Pinagsisisihan ko ang aking nagawa...

—Kung gayo'y lagdaan po ninyo ngayon din ang kasulatang ito—ang sunggab ni Nelyanto.—Lagdaan po ninyo ngayon din at baka hindi na nga umabot...

At hinawakan ang kamay ng Papa at pinalagdaan ditong pilit ang ganap na kapatawaran.

Ang mahalagang lagda ni Pio IX ay napatitik na sa kasulatan.

Noon di'y tinawag ng Kardenal ang kanyang utusang pinakamaliksi at pinakamatalino sa lahat, at ipinagutos na isugod noon din ang kapatawaran sa mga bibitayin.

Samantala nama'y malapit nang dumating sa bibitayan ang mga sawingpalad.

¡Ilang sandali na lamang!...

—

## *¡Mamatay ang Papa!...*

¡Handanghanda na ang lahat!...

Suot na ng berdugo ang kanyang mapulang damit.

Sa kanyang tabi ay nañgakahanda na rin ang dalawa kataong kakatulungin sa pagbitay. Hawak ng̃ isa ang matalim at malaking palakol na siyang kasangkapang ginagamit sa pagbitay nang panahong yaon.

Ang damdam ng̃ berdugo'y kasingpantay ng̃ rin siya ng̃ Papa. At, ¿ano nga ang kaibhan ng̃ nagpapatibay sa isang hatol na kamatayan sa nagsasagawa ng̃ kahatulang iyan?

¡Wala!—ang sa sarili'y nasasabi ng̃ berdugo ng̃ buong kasiyahang loob.

Isang malakas na hiyaw ng̃ taong bayan ang nagbalitang ang mg̃a kikitlan ng̃ hiniñga ay dumarating na.

Ganyan na lamang ang pagsisiksikan at pagtutulakan ng̃ mg̃a tao, dahil sa paguunahan ng̃ isa't isang ibig makapanuod na mabuti sa pagdaraan ng̃ mg̃a kapuspalad.

Ang mg̃a bibitayin ay inihinto sa paa ng̃ bibitayan. Nang mapagmalas na maigi ni Marcelo ang kakilakilabot na kasangkapang tatapos sa kanyang buhay, ay nañgiti pa ng̃ bahagya at mandi'y dumamdam ng̃ kasiyahang loob. Ilang sandaling pinagpakuan ng̃ tiñgin ang berdugong may palalong tindig. Naisaloob niyang nararapat na nga siyang mamatay, sa likod ng̃ di kakaunting kahirapang kanyang tiniis, upang siya nama'y makalasap na ng̃ isang ganap na pananahimik. Ang giliw niyang si Velia'y inaasahan niyang kanyang makikita sa kabilang buhay...

Si Marcelo at ang mg̃a kasamahan niyang nagaantay na lamang ng̃ oras, ay paraparang nakukubkob na ng̃ isang pulutong ng̃ mg̃a prayle at ng̃ di mabilang na kawal. Ang mg̃a prayle ay hindi lumalayo sa tabi ng̃ mg̃a bibitayin, at walang tigil sa kabubulong ng̃ kung anuanong mg̃a dalañgin at pañgaral na nakaguguló pang lalo sa pagiisip ni Marcelo.

Pinagbuti na ng̃ mg̃a kawal ang kanilang pagtatanod, upang kung sakali't may mañgahas na umagaw sa mg̃a bibitayin, ay mahadlañgan nila karakaraka.

Nang mg̃a sandaling yao'y naghahari ang isang ganap na katahimikan. Tañging naririnig lamang ang pa-

hibikhibik at pigíl na pagtangis ng mga babae.

Ang berdugo ay tila nagmamapuring umakyat sa bibitayan at pahalukipkip na inantay ang mga pupugutan niya ng ulo.

Sa gitna ng gayong mga dakilang sandali ng pagaantay ng lahat sa mga huling pangyayari, ay namalas ng madla ang paglapit ng isang prayle kay Marcelo.

—Santucci—ang marahang sinabi.—Ikaw ang uunahin... Oras na ngayon ng pagkaganap ng kahatulan ng Dios... Lakasan mo pang lalo ang iyong loob... Ikaw ang pinagmamalas ng lahat...

Nang mga sandaling yao'y siya namang pagdating ng maginang pulubi sa liwasang pagdarausan ng kakilakilabot na pagbitay.

—Ernesta—ang malungkot na wika ng matanda,—¿si Marcelo nga ba yaong nakita mo?... ¿Napagmasdan mo bang mabuti?... ¿Nakilala mo ba?... ¿Siya nga kaya?... Huwag ka sanang magsinungaling, anak ko... Magsabi ka ng totoo: ¿siya nga ba?... Narinig ko ang kanyang boses... Si Marcelo nga...

—Inang—ang napaiyak nang sagot ni Ernesta,—¿bakit ko po kayo dadayain?... Siya nga po, si Marcelo nga po ang nakita ko... ¡Ay, inang ko!... Kikitlan po siya ngayon ng hininga...

—¡Ay!... ¡Marcelo!—ang pasigaw na sinabi ng matanda.—Ernesta, lapitan natin siya...

—¡Inang!—ang tanging naitugon ng anak.

—Lumapit tayo, anak ko, sa kinaruruonan ni Marcelo.

—¡Siya po'y nasa paa na'ng bibitayan!...

—Kahi't na, ipagsama mo ako roon. Nais kong makita,... marinig,... maramdaman,... maging saksi... Ibig kong malaman ang lahat ng mangyayari sa kanya hanggang sa huling oras ng kanyang buhay...

Laban man sa loob ni Ernesta, pagka't di na niya ibig na makita pa ang gayong napakapait na wakas ng kanyang kapatid, ay pinagtiyagaang inakay ang matanda sa isang lugal na malapitlapit sa bibitayan.

—¿Ano ang nakikita mo, Ernesta?—ang humihingal na usisa ng̃ bulag.

—Ang bibitayan... Ang berdugo... ¡Ah!...

—Ernesta, sabihin mo sa akin ang lahat ng̃ nakikita mo...

—¡Inang!... ¡Siya na po!... ¡Oh, Dios ko!...

—¿Saan naroroon?...

—Umaakyat na po sa bibitayan... Kinakalag na ang tanikala sa kanyang mg̃a kamay...

Mg̃a dakilang sandaling lalong pinadadakila ng̃ isang ganap na pananahimik ng̃ madla. Lahat halos ay hindi humihing̃a.

—¿Nahan si Marcelo?... ¿Ano na ang ginawa sa kanya?...—ang mandi'y hibang nang tanong ng̃ sawingpalad na ina.

—Nakatayo na po... Nakatingin dito sa atin... Pinagmamalas ang taong bayan... ¡Oh, inilalagay na ng̃ berdugo ang takip sa kanyang mg̃a mata!... Humakbang ng̃ isa... Lumingon... Nagsasalita... May sinasabi...

—¿Ano?—ang sunggab ng̃ matanda.

Nang mg̃a sandaling yao'y umaling̃awng̃aw ang ganitong mataginting na sigaw ni Marcelo:

—*¡Mabuhay ang Italia!... ¡Sumpain ang malupit na pamahalaan sa Roma!... ¡Mamatay ang Papa!...*

—¡Ah, ayaw na siyang papagsalitain ng̃ berdugo!... ¡Tinakpan na ang kanyang bibig!—ang tumatang̃is na wika ni Ernesta.—Sa kanyang tabi ay may isang prayleng nagdarasal...

Mayamaya nama'y ganito ang narinig na sigawan:

—*¡Mabuhay si Pio IX!... ¡Mamatay ang mga manghihimagsik!... ¡Mabuhay ang Papa!... ¡Mamatay ang mga taksil!...*

—¿Sino, Ernesta, ang sumisigaw ng̃ ganyan?—ang tanong ng̃ bulag.

—Ang mg̃a busabos po ng̃ Papa...

—¿At si Marcelo?—ang agaw pa rin ng̃ matanda.

—¡Ay!... ¡Inang!... ¡Siya'y pinipilit na lumuhod!... ¡Ah!... ¡Ikinakatang na ang kanyang ulo!... ¡Inang!... ¡Ay!... ¡Inang!!!...

At ipinikit ni Ernesta ang kanyang mğa mata, lumingon sa kanyang ina at ito'y niyakap nğ mahigpit.

Sa isang kisapmata'y naganap ang malupit na kahatulan.

Alingasngas sa dako nğ mğa lalaki; at panangisan sa panig nğ mğa babae.

¿Ano kaya ang niloloob nğ bayan sa mğa sandaling yaon?

Ang ulo ni Marcelo, na tigmak sa dugo at napahiwalay sa katawan, ay hawakhawak nğ berdugo at buong pagmamapuring ipinakikita sa bayan.

Walang anuano'y isang sigawan ang narinig sa isang dulo nğ liwasan at mayamaya pa'y namalas ang isang lalaking may tanğang panyong puti na iniwasiwas habang daan, at pasugod at humihingal na lumalapit sa bibitayan. Siya'y pinahintulutang makalapit. Ang berdugo'y natubigan. At nanğapamaang ang madla.

Ilang lalaking nanğakasakay sa kabayo at kasunod nğ maytaglay na panyong puti, ang nanğagsusumugod ding tungo sa bibitayan, at—

—¡Patawad!... ¡Patawad!—ang malakas na isinisigaw.

—¡Patawad!... ¡Patawad!—ang ulit nğ taong bayan.

Yaon ang kapatawaran kay Marcelong nilagdaan nğ Papa, sa pamamagitan ni Kardenal Nelyanto. datapwa't hindi na umabot sa panahon.

—¡Sayang!... ¡Sayang na sayang!—ang bulungbulunğan nğ lahat.

Anopa't nakitlan din nğ hininğa si Marcelo, DAHIL SA PAGIBIG sa kanyang bayan, sa Romang pinakamimithi niyang makitang malaya at ligtas sa kamay nğ mğa malulupit...

—

## *¡Paalam, anak ko!...*

Dalawang buwan na ang nakararaan magbuhat noong nakapanglulumong sandaling pugutan ng̃ ulo ang bayaning si Marcelo.

Isang gabing madilim at ang hang̃i'y malamig. Sa pinto ng̃ balitang *Templo ng Kapayapaan* ay naririnig sa mg̃a sandaling yaon ang ganitong marahan at malungkot na paguusap ng̃ dalawang babae:

—Ernesta, ilang sandali na lamang... Igawad mo sa akin ang huli mong halik... ¡Ernesta!... ¡Yakapin mo ako, Ernesta!... ¡Hindi na ako uumagahin!...

—¡Inang ko!...

—¡Mamamatay na ako!... Ernesta, kaawaawa ka naman... ¡Maiiwan kitang nagiisa!... ¡Hagkan mo pa ako, Ernesta!...

—¡Inang!... ¡Ay, inang ko!...

—¡Paalam, anak ko!... ¡Ernesta!... ¡Paalam!...

At itinirik ng̃ naghihing̃alo ang kanyang mg̃a mata, at sa isang higit ng̃ balikat ay sumakabilang buhay ang kanyang kaluluwang banal at pinaglupitan ng̃ palad.

Namatay siyang DAHIL SA PAGIBIG, sa mataos na pagibig at pagmamahal sa kanyang mg̃a anak...

—

## *Mga Talatang Pangwakas*

Nang mabatid ni Kardenal Nelyanto na namatay ang mutya niyang si Velia, ay isinumpa na mula noon ang Simbahan at ang Pamahalaang Romano. Hindi na nagbalik sa Batikano. At naglagalak ng̃ walang tuos.

Si Virginia ay namalagi sa isang kabuhayang malungkot.

Marami sa mg̃a nakapanood ng̃ pagbitay kay Marcelo ang nagsasapantahang ang berdugo at si Diablo

Negro'y nagkakawangki. ¿Hindi ba kabilang si Diablo Negro sa mĝa asawi noong masunog ang Lungtiang Yungib?...

Sapul naman nĝ maulila nang lubos si Ernesta, ay nilisan na niya ang Roma. ¿Saan siya nagtunĝo? Walang makapagsabi, at wala na ring nakakita sa kanya magbuhat noon.

Ang bangkay ni Marcelo ay sa tabi nĝ libinĝan ni Velia ibinaon.



KATAPUSAN



PATALASTAS: Ang "La Hija del Cardenal" na pinaghalawán nitong DAHIL SA PAGIBIG, ay katha nĝ manunulat na italianong si Felix Guzzoni.

ANG HUMALAW,



# Pagkatapos basahin...

KAIBIGANG CHANCO:

Isa sa mg̃a bagay na totoong mahirap kong gawin ay ang maglahad ng̃ sarili kong pagkukuro at palagay sa isang aklat, lalo na't kung ang aklat na iyan, bukod sa mahalagá, ay sinulat pa ng̃ isang hindi lamang kapatid sa panunulat, kaibigan at katukatulong sa isang samahan, kundi ng̃ isang katapatang loob. Nahihirapan akong gumawa niyan, sapagka't ipinalalagay kong walang halagá ang lahat ng̃ aking masasabi. Kung aking purihin ay mangyayaring makagawa ako ng̃ hindi mabuti, walang kabuluhan at hindi paniwalaan ang aking pagkakapuri at hinagapin o tunay naman kayang mangyayari na kaya lamang kinákitaan ng̃ kabutihan ay sapagka't gawa ng̃ isang mahal na kasama, at dahil sa pagsasamang iyan ay nanglabo ang aking panin̄gin; at kung ang akin namang ilahad ay ang mg̃a bahaging hindi lamang mabuti o kaya'y ang mg̃a taling na nakapagpapapangit sa aklat, ay nang̃ang̃anib na magkulang sa katotohanan, at ito'y hindi naman mabuti.

Gayon man, kung inalintana ko ang kahirapang iyan, kung nagbalintulot man sa pagsulat na ito ng̃ panghulíng talata sa iyong DAHIL SA PAGIBIG ay kaunti lamang, at kung napilitan man akong pahinuhod sa iyong magbigay ng̃ aking sariling kuro-kuro, ay sapagka't ang aklat mong ito ay isang halaw lamang sa isang sariling katha ng̃ tagaibang lupa at hindi ko nararapat pakialaman sa pagbibigay ng̃

kurokuro sa iyong ginawa ang pagkákatha, ni ang pagkakahanay at ang pagkakasuotsuot ng̃ mg̃a pangyayari, at ang tang̃ing dapat tukuyin ay ang pagkakahalaw, ang pananalita at ang pagkakasalin mo sa ating wika ng̃ katha. Ang mg̃a bagay na ito ang nagbigay sa akin ng̃ lakas na sulatin ang mg̃a talatang ito.

* * *

Ang DAHIL SA PAGIBIG, katulad din ng̃ "Sa Gitna ng̃ Lusak", ay isang mahalagang aklat na masasabing isa pa sa kayamanan at kapurihan ng̃ wikang tagalog na pinupunyagi nating mapalaganap at malinang na mabuti.

Huwag mang ibigin ay hindi mangyayaring huwag purihin ang ginagawa mong paghalaw at pagsasalin sa ating wika ng̃ mahahalagang aklat na násusulat at kinatha sa hindi nawawatasan ng̃ karamihang tagalog.

Unang-una ang paraan ng̃ ginawa mong pagkahalaw, sa ganang palagay ko, ay siyang lalong tugma. Magaang na mauunawaan ng̃ mg̃a bumabasang tagalog, at hangga't mangyayari ay nababatak mo ang pagsasalaysay sa agpang sa panglasa ng̃ ating bayan; anopa't nabibigyan mo ng̃ tatak-pilipino.

Ikalawa, sa ginagawa mong paghalaw at pagsasawika natin ng̃ mg̃a aklat na katulad nito ay may malaki kang naitutulong, hindi lamang sa nasabi nang pagpapalaganap at paglinang ng̃ wikang tagalog, kundi naipababatid mo sa lalong marami, sa mg̃a kababayan nating hindi bumabasa ng̃ kastila, ang mg̃a ninalaman ng̃ aklat na sinulat ng̃ mg̃a tanyag na mán̄gan̄gatha sa ibang lupain, napaáabot mo maging sa malalaking tahanan at maging sa lalong kubo ang isipan nila na sápilitang mayroon tayong pakikinabang̃an; ang hilig, ugali at pamumuhay ng̃ mg̃a hindi tubo rito sa atin ay napagaaralan at nakikilala ng̃ ating mg̃a kababayan; at gayon din, ang layon ng̃

kumata sa pagsulat ng̃ kanyang aklat ay napalalaganap mo rito.

Sa pagkakahalaw mo sa "La Hija del Cardenal" ay mababatid ng̃ maraming hindi nakaaalam na ang mg̃a Kardenal, ang lalong malapit na kagalawad ng̃ Papa, na lumalagay na kinatawan ni Hesukristo rito sa ibabaw ng̃ lupa ay mayroon din palang anak at higit pa sa pagkamapagsamantalá sa kamunduhan kay sa isang may lubos na kalayaang gumawa ng̃ bagay na iyan; na sa pamamagitan ng̃ pagkakahalaw mong ito ay iyong naipakilala kung paano ang ginagawang pagpapahirap. sa kapwa ng̃ mg̃a taong kung magsipagturing ay banal at laging nakikipagusap sa Dios, at naipabábatid mo pa rin kung paano ang ginagawang panghihimasok at pamiminsala sa kapakanan ng̃ bayan ng̃ mg̃a taong kung magsipagsabi at kung malasin sa labas ay walang kasing bait at walang kasing buti. Naaalaman dito sa atin ang mahalagang lihim na iyan na totoong kailang̃ang matalos ng̃ marami pang pikit na naniniwala sa mg̃a hindi mabubuting alagad na iyan ng̃ Simbahan, lalo na sa mg̃a araw na itong nararapat pang̃atawanan ang pagbaka sa mg̃a taong gaya niyan, at lubos nang makilala kung sila ay sino at kung ano ang ginagawa nila.

Sa pamamagitan ng̃ pagkakatagalog sa "Noli Me Tangere" at "Filibusterismo" ay natalos hanggang sa maliliit na dampa ang mahahalagang aral ng̃ ating bayaning si Dr. Rizal, gayon din sa pagkakasatagalog ng̃ katha niyang "Filipinas Dentro de Cien Años". Sa pagkakasalin sa wika natin ng̃ "La confesion, el confesor y la confesada" ay náipakilala pa ang mg̃a lihim at kasamaang nangyayari sa pakumpisalan; sa pagkakahalaw mo sa "La Dama de las Camelias" ay nabatid ng̃ marami rito sa atin ang ugali sa Paris, ang hilig ng̃ mg̃a malalayang babae roon at nagkaroon pa tayo ng̃ isang mahalagáng aklat sa pagibig. At ganyan din sa iba't iba pang katha.

Tang̃i sa lahat ng̃ iyan, ay may palagay pa rin

ako na totoong kailangan sa mg̃a araw na ito ang pagsasalin sa wikang tagalog ng̃ makakabuluhang aklat na násusulat sa ibang wika, pagka't iyan ay makatutulong ng̃ malaki sa pag-unlad ng̃ ating kabihasnan at pagkásulong, na nagmumulang lahat halos sa Europa. Náraráapat na ang init ng̃ kabihasnan at pagkasulong na nálalahad sa kanilang mg̃a aklat ay umabot dito sa atin, sumung̃aw hanggang sa tahanan ng̃ lalong abang pilipino.

At hindi pa iyan lamang, kundi kung magkaminsan, ay mabuti pa ang humalaw o magsatagalog ng̃ mg̃a mahahalagang aklat ng̃ mg̃a mang̃ang̃athang taga ibang bayan kay sa kumatha ng̃ sarili at mag-ulat ng̃ kabuhayan ng̃ mg̃a tagarito, kung ang sariling katha ay katulad ng̃ marami riyang hindi ko na tuturan ang pamagat upang huwag masugatan ang pang̃ahas na nagsisulat, mg̃a kathang hindi na nagbibigay ng̃ kapurihan sa wika ay nakapagpapapusyaw pa o nakasisira sa kadakilaan at sa kaningning̃an ng̃ wikang tagalog, at mg̃a kathang hindi pa maipamamalit ng̃ isang kartilya. Hindi naman ang ibig kong sabihin niyan ay hindi ka maáaring gumawa ng̃ mabuting sarili mong katha, hindi; ng̃uni't lubos kong pinakapupuri ang landas mong tinatalunton.

*
* *

Datapwa't kalabisan na ang lahat ng̃ pagpuring magagawa ko sa iyong ginawa, sa iyong paghalaw, pagka't náaalaman ng̃ lahat ang kabutihan ng̃ iyong pagsasalin sa tagalog ng̃ mg̃a kathang na sa ibang wika; at kalabisan na rin ang paguulat ng̃ mg̃a kapakanan ng̃ ginagawa mong paghalaw, pagka't natátalos na ng̃ lahat ang bagay na iyan at nadadama nila ang kagaling̃ang idinudulot mo.

Ipahintulot mong sabihin ko rito ang ilang pansin sa iyong kathang ito, yamang naglalahad na rin lamang ako ng̃ aking pagkukuro; gayon man, ay ipagpatawad mong hindi maging ganap ang pagpuna kong

ito, sapagka't unang-una ay hindi ko pa nababasa ni nakikita ang pañgalawang bahagi nğ iyong DAHIL SA PAGIBIG at saka inaakala kong hindi na naman nararapat pagkasuysuyin pa natin, sa dahilang ang aklat mong ito ay isang halaw nğa lamang, at saka sa iyo ay hindi naman nararapat magmahigpit sa pagpuna: dapat nang magkatiwala.

Kung sa bagay, sa unang malas ay tila isang maliit na bagay ang unauna kong napansin sa DAHIL SA PAGIBIG, na napuna ko rin sa "Sa Gitna nğ Lusak", nğuni't may palagay akong maliit na bagay man ito ay hindi nararapat panatilihin, pagka't magiging isang malaking pagkukulang.

Tinutukoy ko, kaibigang Chanco, ang pagkawala nang lubusan nğ pañgalan nğ kumatha nğ pinaghahalawan mong aklat na "La Hija del Cardenal" at bahagya nang nabanggit sa ilalim nğ unang mukha ang pamagat na ito. Kung sa bagay, sa "Sa Gitna nğ Lusak" ay nangyari rin ang pagkukulang na ito. Nañgunğuna sa lahat ang iyong pañgalan at hindi ang sa kumatha, bago ang malalaking titik na ipinamagat mo sa tagalog, at sa may kaliliitan na sa dakong ibaba ang pamagat sa kastila, gayon din sa pañgalawang mukha, datapwa't sa pañgatlo ay napalagay na, kahi't may kaliitan nğa lamang nğ kaunti ang pañgalan ni Alejandro Dumas, (anak) at pagkatapos nğ "Bago magsimula..." nğ kasamang Balmaseda ay mayroong "pagpapakilala" nğ kabuhayan at katañgian nğ may katha.

Sa DAHIL SA PAGIBIG ay hindi nagkaganito man lamang. Hindi na binanggit sa alin mang bahagi kung sino ang kumatha nğ pinaghalawan mong "La Hija del Cardenal". Sa mğa salin sa kastila nğ mğa aklat na nasusulat sa hindi wika ni Cervantes, ay kadalasan ó laging nakikita ko na ang nañgunğuna ay ang pañgalan nğ kumatha, bago ang pamagat nğ aklat at saka sa may kaliliitan nğ kaunting titik ay ang pañgalan nğ nagsakastila. Sa akala ko ang bagay na

ito ay nararapat din nating sundin sa pagpapalimbag ng̃ ating mg̃a halaw ó alin mang sinulat na salin sa wikang tagalog.

Bagama't ito'y isang bagay na matatawag marahil na sa ayos lamang, ay ipagpatawad mong punahin kong unauna, bago pansanin ang iba pa.

* * *

Sa unang pagbuklat ko lamang ng̃ unang bahagi ng̃ iyong DAHIL SA PAGIBIG ay napuna ko rin ang karaniwang pagkawalang ing̃at ng̃ iba, ng̃ marami, sa pagsulat ng̃ wikang tagalog. Totoo ng̃a na hangga ng̃ayon ay wala pa tayong tuntuning sinusunod sa pagsulat, at bawa't isa sa atin ay sumusulat sa paraang kanyang maibigan at naiiba sa ibang manunulat at mananagalog, datapwa't may palagay ako na ang bawa't isa sa atin ay dapat magkaroon ng̃ sarili man lamang niyang tuntunin, huwag iyong ang pagsulat ng̃ isang salita sa dakong itaas ay iba na sa pagsulat ng̃ salita ring iyan sa dakong ibaba. Sa ganang akin ay isang kasalanang hindi mapatatawad ang gaya halimbawa ng̃ pagsulat ng̃ ganito: Junta Munisipal. Ang salitang Municipal ay tinagalog at ginawang S ang C, ng̃uni't bakit ang Junta ay hindi isulat sa mg̃a titik ng̃ wikang tagalog? Bakit hindi gawing H ang J? Kung hindi naiibigan ang paraang iyan ng̃ pagsulat, bagay na hindi ko naman ipinipilit, sapagka't mayroong matuwid na pinanghahawakan sa paggalang sa talagang pagsulat ng̃ mg̃a salitang hiram at walang katumbas sa atin, ay bakit hindi sa lahat ng̃ hirám ay pamalagiin ang mg̃a titik na ginagamit ng̃ pinanghiraman? Bakit ginagawang S ang C?

Malimit kong makita ang ganitong pagsulat: *Juantso.* Ang *cho* ay sinulat ng̃ ayon sa pagsulat ng̃ tagalog, ginawang *tso*, ng̃uni't ang J ay hindi napang̃ahasang baguhin. Kung ayaw magbago sa isa ay bakit babaguhin ang iba? At kung babaguhin ang iba ay bakit hindi baguhin ang lahat? At ganyan ang

ginagawang kawalang tumpak at walang iisang tuntunin sa pagsulat ng̃ marami.

Nabanggit ko ang bagay na ito pagka't mayroon akong nakita sa iyong aklat. Sa halimbawa, ang Nellianto ay isinulat mo ng̃ Nelyanto, iyong binago, ng̃uni't ang Marcelo, ang Velia, at ang iba pang pang̃alan ay hindi mo binago at inaayon sa pagsulat sa tagalog. Bakit binago mo rin lamang ang isa ay hindi mo pa binagong lahat? Kung ayaw ka naman na magbago at ibig igalang ang pagsulat na dati. ay huwag mo na sanang iniba, ang alin man sa kanila.

*
* *

Isa pa, bago magtapos; sa mukhang ika 136 at sa unang talataan ng̃ unang bahagi ng̃ iyong DAHIL SA PAGIBIG ay may nasasabing "Kinagat ni Marcelo ang kanyang *mga* labi." Ginuhitan ko sa ilalim ang MGA, sapagka't may palagay akong sa tagalog ay iisa lamang ang labi, at hindi gaya sa kastila na mayroong *inferior* at *superior*. Ang tawag natin sa dalawang iyan ay labi at ng̃uso. Kastilangkastila ang pananalitang iyon.

Ng̃uni't iyan at maging ang ilang pinansin ko rito na pagkukulang at kamalian ay sa kadalian lamang marahil kung kaya nangyari.

Tanggapin mo ang aking bati, at hang̃ad na magpatuloy ka sa iyong ginagawang paghalaw na iyan, pagka't sa ganyang paraan ay nakatutulong ka rin sa ikapagtatamo ng̃ layon ng̃ ating "Aklatang Bayan".

DIONISIO SAN AGUSTIN
Pangulo ng "Aklatang Bayan"

Maynila, 16 ng Pebrero, 1917.



